# Imprenta at Librería ni J. Martinez

*Plaza Moraga 34-36, Calderón de la Barca 108 at Estraude 7.-Binundók*

## Ipinagbibilí sa LIBRERIANG itó ang mga sumusunód na aklát sa wikàng tagalog:

Búhay ni Aladino
» » Alejandre at D. Luis
» » Almanzor
» » Arturo, Lauro at Rosalio
» » Amáng si Jesús
» » Abecidario
» » Baldovino
» » Beatriz
» » Beata María
» » Bernardo Carpio
» » Bertong laseng
» » Blanca Flor
» » Babaying Samaritana
» » Cabayong Tabla
» » Celira
» » Conde Urbano
» » Cricelda
» » Dama Inés
» » D.ª Marcela
» » D.ª María sa Ahas
» » Doce Pares
» » Dr. José Rizal
» » Dr. José Burgos
» » D. Diego at D.ª Juana
» » Edmundo
» » Eliseo at ni Feliza
» » Esopo
» » Emilio
» » Felizardo
» » Fieles Amantes
» » Florante at Laura
» » Florentina
» » Floriño
» » Gonzalo de Córdova
» » Gunlás
» » Haring Asuero
» » » Calabaza
» » » Saúl at David
» » » Salomón
» » Ibong Adarna
» » Isabela
» » Jacobina
» » Jaime del Prado
» » José Vendido

Búhay ni José Flores
» » Juan Bachiller
» » Juan at María
» » Juan Patáy
» » Juan Tiñoso
» » Juan Tamád
» » Juan Labuyo
» » Julieta at Romeo
» » Leopoldo
» » Ludovico
» » Landás na Tuntunin
» » Ligaya sa Langit at Mund
» » María Merced
» » Manrique
» » Ntra. Sra. de Antipolo
» » Pantinople
» » Perpetua
» » Príncipe Gimeno
» » » Orontis
» » » Igmidio
» » » Oliveros
» » Pitóng Infantes de La
» » Proceso
» » Plus-Santorum 3 pangc
» » Poncio Pilato
» » Reina Mora
» » Rodolfo
» » Rodrigo de Villas
» » Santa Ana
» » » Eulalia
» » » Isabel
» » » Regina
» » Sagrada Misa
» » Sigesmundo
» » Sofía, Teresa at Maura
» » Santong si Moisés
» » Sueño del Amor (comed
» » Tablante de Ricamont
» » Tatlóng Número
» » Tatlong Personas
» » Tomás at María
» » Totoo at Sinungaling
» » Ulirán ng Cabaitan
» » Urbana at ni Feliza
» » Villarba
» » Vivencio at Teofila

**Isang palaisipan: Birubiru kung sanlan tamaan -P- 0.**

1185

# COMEDIA

DE

# ROLANTE Y CLAUDINA

## EN CUATRO ACTOS.



IKALAWANG PAGKALIMBAG.

MANILA, 1917.

IMPRENTA Y LIBRERIA

—:DE:—

J. MARTINEZ

P. Moraga 34/36, P. Calderón 108, Real 153/155, Intramuros y Estraude 7.-Binondo

# COMEDIA

DE

# ROLANTE Y CLAUDINA

## EN CUATRO ACTOS



**MAYNILÀ, 1916**

IMPRENTA AT LIBRERIA

—: N I :—

**J. MARTINEZ**

P. Moraga 34-35, P. Calderón 108, Real 153-155 Int., at Estraude 7, **Binundók**.

# COMEDIA
DE
# ROLANTE Y CLAUDINA
## EN CUATRO ACTOS

### MANGA PERSONAJES

| CRISTIANOS | MOROS |
|---|---|
| POLIMÓN, hari sa Francia. | LENTIMAR, sultán sa Turquia. |
| MENARD, duque. | OSTARIC, príncipe anác ng̃ sultán. |
| CLAUDINA, anac ng̃ duque. | MEREIDA, duquesa. |
| ROLANTE, general sa hocbó. | MOLASEM, general sa hocbó. |
| ACRICIO, consejero. | CARIP, embajador. |
| LEATES, id. | LOKED, consejero. |
| NICEO, id. | MEDICO. |
| Manĝa sundalo. | CORCHETES. |
| | Manĝa sundalo. |

## ACTO 1.º

### Sala de los Cristianos

UN TRONO Y CINCO SILLAS.

Salen Polimón, Menard Rolante, Niceo, Leates y Acricio.

**Polimón.** Tinanghal sa trono nang matang tumitig
ang malíng inasal nang morong balauis,
itó ang umacay sa puso co't dibdib
idamay ang búhay anomang masapit.
Cayá minatapát itong capisanan
nang inyong matantó oh piling general,
ang reinong Granada'i tabunan nang lumbay
sabugan nang salot ninyong manĝa caual.
General Rolante'i ganapín pagdaca
soldado'i tipunin huag mag-acsayá,

tunguhing madalí ang reinong Granada
tunauain sa hirap,

Todos. —palad ang matirá.

Rol. Catoto Niceo ang siyang marapat
sa tacsíl na sultan magsabi nang hangad.

Polim. huag nang tapusin iyang pangungusap
at ang aquing utos ang dapat maganáp.
Pagdaca'i guipitin silang calahatán
pasuquin ang reinong ualang agam agam,

Niceo. sa ley nang guerra tayo'i masisinsáy

Menard. ang linis at quintáb ay madudungisan.
Cacalat sa lupa ang ingay nang guló,
ang hari sa Francia'i ualang consejero,

Acricio. damdamin ay dapat ang sugat na itó
hindi nalilihim inasal nang moro.

Leates. Halos camumulat galing sa pagpiquit
sa sandaling oras dito ay naidlip,
ay pumasoc dito ang morong balauís
culang pa sa edad si Polimóng ibig.
Di pa nababahao ang tinamong sugat
titigan sa libro't nang ating matatap,
sa may hauac nitong marangal na ciudad
doon maquiquita nang matá nang lahat.

Niceo. Ang capós na isip at mahinang puso
sa may hauac nitó ang mata'i nanlabo,
nguni't sa may bait na alin mang púno
lacad ay mátuid hindi na lilicó
Tayo'i nalilicó sa lacad nang leyes
baquit cayá bagá't doon mangangapit,
matá'i nacadilat nating orientales
ang linao at labo'i ating nababatid.
Cun ito'i asalin sa panahong ito
nang alin mang hari sa balát nang mundo,
anong uiuicain nitóng pinaglilo,
marahil ay paris nitong sinabi co.

Polim. Ang alin mang hari sa mundong ibabao

may sariling utos sa nasasacupan,
ualang pagcasira ang capangyarihan
ligao man sacali hindi masusumang.

**Rol.** May catotohanan sa ugaling moro
ng̃uni at sa Francia na lahing cristiano,
cun ito'i asalin ang maguiguing dulo
papaít na lubhang mahiguit sa apdó.

Tulad sa salaming ating namamalas
ang pagvivictoria'i atin mang mayacap,
sa cabilá naman ay magcacalamat
at mamamansahán cristal na liuanag.

**Polim.** Aco ng̃a ay haring inyong naquiquita
sa cagustuhan co'i sino ang sasangá,
cayong consejeros sa aquing espada
ang tumangui rito'i lagót-ang hiningá,

**Menard.** Hindi masusuay ang mahal mong utos
nang natatalagang tapát mong vasallos,
ng̃unit sa timbang̃an nang ley sumunód
ang mag-embajada'i tila naaayos.

**Polim.** Anong embajada,

**Niceo.** – ugali nang mahal
may coronang sunong at may cetrong tang̃an,

**Polim.** di mo naquiquita pamutol nang búhay
sa aquing caliuá,

**Todos.** — aming nalalaman.

**Polim.** Baquit di sumunód,

**Todos.** —hindi tumatangui,

**Polim.** ganapín pagdaca ang pamamayani,

**Niceo.** itó'i catacsilán sa utos nang ley

**Acricio.** masusunód yata ang aquing sinabi.

**Menard.** Malíng malíng tunay ang haring Polimon
lulutang sa púla camíng mang̃a campón,

**Leates.** sagapin na natin ang lamíg nang hapon
hang̃ing palaypalay dalá nang panahón.

**Polim.** Ang pagsunód ng̃ayón ay maquíquilala
ang hilíng na tanto ganapín pagdaca,

isumpá sa tabác itóng pag-aadya
at tulóy na hagcan ang Cruz ng espada.

**Todos.** Cami,i, alinsunod,

**Polim.** salamat sa inyó
manga piling mahal, Menard na catoto,
general Rolante at conde Niceo,
bayaning Leates at bunying Acricio.
Ang pag-asa'i labis sa dahás nang camáy
na di nangingimi sa campo nang auay
tulutan nang langit,

**Rol.** — ito'i nalululan
sa dibdib co't puso ang pagsásangaláng

**Niceo.** Sa lahat ay una ang aua nang langit
sa balang paampón nang taós sa dibdib,

**Menard.** ang mahal na lingap cusang natititic

**Acricio.** sa lahat nang oras lalo't sa cacaliz.

**Leates.** Labis na biyaya nitóng nagcucupcop
sa ating cristiano lalot sa cahamoc,

**Polim.** pagquiling ni Febo sa dagat lulubóg
landasin ang gubat ninyong mananalot.
Igayác pagdaca ang soldadong abay
pagsicat ni Venus tunguhin ang parang,
piliting macuha sa sucáb na sultan
ang lahat nang sacop tuloy magbinyagan

**Rol.** Paalam na cami oh haring Polimón
icao'i pumayapa't huag malingatong,
hangang tumatayó sa campo nang leon
ang ngalang Rolante,

**Todos.** — ang Granada'i lipól.

Vánse todos y queda Polimón

**Polim.** Niyacap nang puso ang pagcaligaya
sa tatamohing co na pagvivictoria,
at ualá nang hindi aquin ang Granada
na ihahandóg co doon cay Claudina.
Ualang di pagcapit ang pusong mailáp
sa ihahandóg cong maligayang hiyas,

aquing aasahang di na macacatcát
sa himaláng diosang busóg sa liuanag.
Aquing tutunĝuhin maligayang quinta
hirap idadaing sa mahal na diosa,
upanding maisbán ang dálita't dusa
sa sagót na óo niyóng si Claudina.

## Sala de los moros.

Jardin.=Sale Mereida.

**Mereida.** Dinayo nang lungcót ang guipít na búhay
sa isang pag-idlip acó ay pinucao,
profeta Apolo huag mong tulutang
lasapín ang paít nitóng agam-agam.
Tunay nang ulila acó sa pagtitig
nang quinamulatang amang nagtangquilic,
linisan ni ina sa ubod nang sáquit
at tunay nang isá ang catauang quipquip.
Ualá nang matinding pasanín sa mundo
nang isang babaing gaya nang lagay co,
alanĝán sa tua nang aming olimpo
ualang nagmamahal ¡abá co Saturno!
Saan dudulanĝín nang imbi cong búhay
cayóng nanĝaualá na aquing magulang,
ualá na bantá co, ualá nanĝang tunay
at nag-iisa na ang aquing catauan.
Anopang gagauin nitóng nababacod
nang dálita't sáquit sa búhay na capós
gamitin na lamang nang mahinang loob
dibdib ay susian sa maling pag-irog.
Libanĝín ang matá sa manĝa bulaclac
sagapin ang banĝó nang manĝa adelfas,
ualang ibang gamót sa saquím na hirap
cún hindi nĝa itó at hamóg nang perlas.

Entra en el jardin.

Ang manĝa claveles, lirio't manĝa rosal
na nagbitin nĝayon sa canilang tangcay,

aquing pipitasi't gagauing aliuan
sa abá cong búhay pagdapo nang lumbay.

Coje las flores y sale el Sultan un poco distante.

**Sult.** Palad nang pagdating dito sa Málaga't
inabot sa jardin ang talang Mereida,
aquing duduluguing ihibic pagdaca
ang hirap sa puso,

**Mereida.** —sultan ang naquita.

Paso ambos, de rodillas Mereida y recibe al Sultan.

**La Mis.** Magdapá sa yapac,

**Sult.** —di bagay sa iyó.
na aco'i luhuran sa oras na itó,
ang dapat gumalang sa isang paris mo
ang lahat nang hari sa balát nang mundo.

**Mereida.** Libác man sacali daraquilang sultan
ang labis na uicang inacmá sa búhay,
di dapat damdamín nang abáng catauan
at lacad na itó sa mundong ibabao.

**Sult.** Libaquin ang Venus nang isang lalaquing
tunay ang pag-ibig hindi mangyayari,
titigan ang dibdib nang matang diamante
larauan mo't dilág siyang magsasabi.
Naparito acó sa lupang Málaga
na taglay sa puso ang tua't ligaya,
anó at cucutyá sa manga planeta
na gauá nang langit na isang Mereida.
Huag mong icapit ang maling tagurí
at di nararapat munti mang aglahi,
aco ang alipin ngayong bumabati
Mereida cong poon ay maglualhati.
Idampí sa pusong acó ay lingapin
limusan nang aua ang aquing pag-guilio
huag mong iualay sa iyong pagtingin
dito sa Granada'i sultanang tauaguin.

**Mereida.** Baquit naman gayón daraquilang sultán
pinatáy sa uica ang abang catauan,
¡ay saliuáng palad! mabunying Lentimar
¿ano't nilait mo?

**Sult.** Mereida ay tunay.

**Mereida.** Hindi't namamali,

**Sult.** —¿mali? ¡balintuna!

**Mereida.** oo't mangyayari nguni't sa cabilá,
ang pula't pag-ingos ay mababandila
sa lahat mong sácop,

**Sult.** =sultan ang may uica.
Ito'i asahan mo't sa troaong ligaya
nang aquing palacio sa reinong Granada,
icao ay carbungco't hayág na sultana
na pipintuhuing isa ca sa diosa.
Igagalang ca nga nang lahat cong sacop
tulóy sasambahín nang aquing pag-irog,
dito sa Malagá'i ualang di susunód
at na sa ilalim nang mahal mong utos.
Cayá marapating lauitan nang aua
nang hindi maanod sa dusang babahá,
acong lumulutang sa pagdaralitá
sa oras na ito,

**Mereida.** —umid yaring dila.
Nahuli ang puso't hindi macaiuas
sa bató-balaning dilang nagpahayág,

**Sult.** lingonín nang matá acong tumatauag
nang taós sa puso,

**Mereida.** —sa ibá nang oras.
May tinanging oras sa pag-uusisa
sacá na tapusin itong ninanasa,
icao po'i iiuan sultang daraquila
ang puso at loob cusang ipayapa.

**Sult.** Huag mong lisanin sa pag-aalangán
itong aquing dibdib ngayóng namamaang,

**Mereida.** halatain mo pong sucatin ang tanao
sa dalauang puso sucat mong asahan.

**Sult.** Binusóg nang tua ang abá cong dibdib
sa nilasáp ngayón cahit cacamuntic,
tunay na olimpo ang aquing nariníg
cahit ualang oo ang pag-asa'i labis.
Sa cuadro nang dibdib nasulat ang dangal
nang himalang dilág na aquin nang tunay,
naghari sa puso ang caliuanaga't
binalot nang tua ang Granadang bayan.

Sale Molasém.

**Molasém.** Ang tunay na galang liuanag ni Fébo
sa aquing pagdating sa oras na ito,

**Sult.** bayaning general baquit naparito,

**Molasém.** dahil sa balita,

**Sult.** —tapusin cun anó

**Molasém.** Sabihan nang tauong aquing naririníg
ay na sa parang na ang hocbó nang francés,

**Sult.** sa baga'i na ito'i anó't manganganib
tayo'i nababacod nang talas nang caliz.
Itong aquing utos ganapin pagdaca
ngayon din bumalic sa reinong Granada,
at biglang igayác ang isang litera
dito ay dadalhin bucas nang umaga.
Tanang generales at ilang soldados
mangagsi-abuloy sa anac ni Venus,
huag itatayong ang ganitong utos
general Molasém.

**Molasém.** —acó'i alinsunod.
Hindi co macuro ang malaquing bagay
cun anóng gagauin nang mahal na sultan
sa isang literang naguing cailangan

**Sult.** ¿baquit natitiguil?

**Molasém.** —acó po'i paalam.

**Sult.** Cahima't dumating ang unós nang sáquit
di co dadamdamín ang ganitong bangís,
hangang lumalayao sa candungang langit
ualá sa gunitá ang sucáb na francés.
Hindi sumasagui sa pintó nang puso
tumiguis sa campo ang maraming dugó,
cun sacali't tunay ang letrang malabo
marami ring búhay ang masisiphayo.
Aantayin lamang ang aquing litera
na paglululanan dito cay Mereida,
sampó nang soldados na macacasama
nitong pag ooui sa reinong Granada.

Sale Ostaríc

**Ostaric.** Tunay ang balita nang aming general
nabacás ang puso sa jarding aliuan,
narito ang dibdib ualá ang larauan
nang anac sa diläg Mereidang tanungan.
Huag, hindi gayón, ualá nang pagsicat
lumubóg cay ama ang masayáng sinag,
niyacap ang dibdib nang mahal na perlas
ngunit ang hinagpís sa puso'i nagdanac.
Aquin ang pagtingin sucat na sa matá
aquin ang paglingap niyong si Mereida,
narito ang sacsíng jarding maligaya
aquing nababacás ang paá ni amá.
Acó ang nahulí aco ang naiuang
lumutang sa dusa ang abang catauan,
nasaan si ama ano't tatauagan
namalí ang bibíg ualang tinatanao.
Aantayin lamang yaong hulíng oras
lingapin si ama pagca't aco'i anac,
tipirín sa puso ang nasauíng palad
cun di itatago acó nga ang sucáb.
Acó nga ang tacsíl at hindi ang ibá,
hindi naman lilo yaong si Mereida,

aquin ang pag-ibig ngayong natitirá
lumayao sa dilág ang mahal cong ama.
Matirá na acó sa sariling lagay
matirá na acó sa hulíng pagtanao,
pumasoc sa jardín samiohín ang dangal
niyóng si Mereidang naghari sa búhay.

Entra en el jardin y baja el telón Salen los ejércitos cristianos como de guerra.

**Rol.** Bagama't di ucol ang tungo nang guerra
linalasáp co rin ang labis nang paclá,
ganapín na natin utos nang monarca
cubcubín ngayon din pintó nang muralla.
Pagdaca'i saltahín ang canilang cuta,
at ipag-uasacang ipantay sa lupa,
at ito'i panahong dapat ibandíla
ang tapang at bangís sa manga cuhilá.

**Niceo.** Itó nga ang dapat gugulin ang tapang
sinsay man sa leyes siyang cautusán,
yamang narito na'i hindi maurungan
icapit sa puso ang pagsasangaláng.

**Menard.** Cun anó ang órden general Rolante
caming guerreros mo ay ualang pagtanguí,

**Acr Lea.** ang mga paraang gagauing mabuti
aming inaantay,

**Rol.** —manga samang casi.
Ibabao nang cuta ay inyong pagmasdán
soldado'i marami't uari'i nag-aantay,
atin nang saltahi't pagquiquitlang búhay
at saca pumasoc sa loob nang bayan.

**Todos.** Di nacalilimot ang camay nang francés
magbubó nang dugó sa campo nang bangis,

**Rol.** lusubin na natin ang puertong mahigpít
iuasác ang cuta,

**Todos.** —cami na'i aalis.

Siguen avanzado Rolante, Niceo, Menard, Acricio y Leates; óyense ruidos de armas, y salen espan'ados Molasém, Caríp y Loked.

**Los tres.** Tayo ay napasoc nang lilong binyagan
**Molasém.** itó ang panahong magsangcáp nang tapang
gugulin ang dahás na hangang may canan

Salen apresurados Niceo, Leates y Acricio

**Los cris.** hindi macucuhang cayó'i macatanan.
**Los moros.** Malí ang inasal manga lilong francés
muralla'i sinuboc sa gabing tahimic,
**Molasém.** niyúrac ang dangál at sampo nang leyes
sinunong ang púla't naglaco nang lait.
**Niceo.** Ang lahing cristiano'i hindi lumilimot
**Leates.** sa nangagcucubli sa matá nang Dios,
na hari nang hari,
**Acricio.** —cami'i nagsasabóg
nang habiling aral,
**Carip.** —si Apolo'i lubós.
Ang aua sa tauo,
**Niceo.** —icao'i nalilinláng.
magtahán balaquiót.
**Acricio.** =di dapat ibilang
si Plutóng masungit sa averno'i litao,
sa dagat nang apóy doón nababagay.
**Loked.** Caming granadinos malinis ang dibdib,
hindi nasisinsay sa lacad nang leyes
nang aming profeta, cayó'i mangag isip
**Leates.** espada'i titigan ilapat ang bibig
Tanáng inyong dioses ngayón ay lalagpác
sa dagoc nang caliz mangagsisilipád,
**Los moros.** atin nang lusubin ang binyagang sucáb
**Los cris.** huag nang buhayin Granada'i iuasác.

Pelean hasta dentro y sale Ostaric.

**Ostaric.** Ang magulóng ingay sigauan nang tauo
manga lilong francés nagsiloob dito,

ualá sa gunitá ang guinauang itó
nang haring Polimón ¡profeta Apolo!
Sila'i hahanapin sa dilím nang gabí
ang gagauing ilao ang aquing alfange,
nang di mamihasa ang tagá oriente
tiguisin ang dugó sa campo nang cierpe.

Sale Caríp.

**Caríp.** Mabunying príncipe tayo'i maguiguipit
nang lilong caauay,

**Ostaric.** —itong aquin caliz
hindi magsasaua sa sucáb na francés.

Vós adentro con espanto.

Lentimar, Lentimar tayo'i magagahis.

Salen apresurados Rolante y Menard.

**Los dos.** Isuco ang tabác manga lilong moro
nang di mangautás cayong granadino,

**Los moros.** malí manga sucáb sa ganitóng campo
sa áming patalím bangcáy cayó rito.

**Ostaric.** Ang namalíng isip di lahing corona
tanang orientales na singao sa villa,
sinuboc ang reino ualang embajada
anó ang acala,

**Rol.** —tapós ang Granada.

**Ostaric.** Hindi mangyayari't may cabít na ulo
ang aming catauang narito sa campo,
malayo ang sabi,

**Rol.** —masusunod itó
sa apoy nang galit cayo'i malilitó.

**Menard.** Hindi macucuhang cayo'i macaiuas
sa nangagngangalit na gutóm na furias

**Ostaric.** tila natutulog icao'i nangangarap
di na mauatasan balang ipangusap.

**Rol.** Nang di lumalagó ang capalaluan
sibasibin duque't huag nang tulutang

macuhang tumacas,
**Ostaric.** —inyóng catapusán.
ubusin mo Caríp ang lacas at tapang.

Pelean y paren.

**Rol.** Anong iniisip manga lilo't sucáb
at di pa sumuco cayó at pabinyag,
**Menard.** hangarín ang langit at gloriang marilág,
**Ostaric.** ilapat ang bibíg puso co'i siniláb.
Sa maling tinuran,
**Rol.** — cayó ang bahalá
**Carip.** sa aming patalím ualang magagauá
**Rol.** titiguis ang dugó sa tungtungang lupa
ninyong malulupít na di magsasaua.
Sa álab nang galit nang haring Polimon
aagos ang sáquit at cayó'i lalangóy
sa dugong babahá,
**Ostaric.** =hindi maluluoy
ang sariling puso sa ningas nang apóy.
Ang bangis nang furias sa campong patayan
siyang inilampín sa aquing catauan,
hindi nalilihim bantóg na pangalan
**Menard.** sa oras na itó ngayo't matatacal.
Ngayon maquiquita sa uicang nalihís
sa aming alfange,
**Rol.** —tahán oh balauís,
dadagsá nang laguím at pamucsáng caliz
lalagót nang búhay ninyong malulupít.
**Ostaric.** Anhin ang salitá ganapín pagdaca
nang di nababalam,
**Rol.** —amin ang victoria,
ísigao ang viva,
**Caríp.** =malí palamara,
**Ostaric.** tagumpáy ay amin,
**Los cris.** —lubóg ang morisma.

Pelean hasta dentro y Corchetes.

**Corchet.** ¡Mahoma, Mahoma! cami'i nilooban
nang panique't cabág, cabayo't calabáo,
malalaqui't muntí acó'i sinicaran
cundi nacatacbo'i balí ang baeuang.
Aquing hahanapin ang manga barbero
hihirám nang gunting, labasang pirasó,
cun silá'i maquita ay cacapunin co.
macuhang bayabas magauang adobo
Itó ang ibig co na silá'i mag-auay,
ang manga dalaga'i aquing aabangán,
at maraming naguas aquing masasamsám
ipatatabas cong magauang salauál
At gayon din naman acó ay cucuha
iba't ibang color sayang de paloma,
buntó't calapating ualís nang calzada
magauá cong baro na mangas perdida.
Há, há, carambola cami pala'i talo
aco'i aalís na at bacá parito,
yaong si Rolante na camatang cuago,
bacá alisín pa ang aquing pamascó.

Sale Mereida de Málaga.

**Mereida.** Hindi co macuro itong alinsangan
sa tahanang celda'i cusang bumubucál,
nagdoop sa aquin ang unós nang lumbay
at ang aquing puso'i parang sinasacál.
Uari'i binababalac niyóng malicmata
saan man lumingap may balang umiua,
may balang umusig, may balang sumira
ang talas nang titig nang príncipeng abá.
Tumaós sa puso isang alingaongao
sa aquing pagtulog ang siyang pumucao,
imulat ang isip, imulat ang tanao,
uyamin nang hirap ang príncipeng mahal.

Ano pang gagauíng itago sa dibdib
ang nahulíng uica nang iyong pag-irog,
itóng aquing puso'i nungao na sa titig
nang mahal mong ama,

Sale

**Sult.** —lisanin ang silid.
Oh sintang Mereida itong alingaongao
na piping maugong sa aqui'i bumucal,
marahil ang francés nasoc nagtuluyan
di nag embajada't niyurac ang dangal.

**Mereida.** Hindi itutulot nang ating profeta
lasapín nang reino ang maling ligaya,
cun ito ay tunay bucód sa sandata
tayo ay humayo sa templo ni Ala

**Sult.** Tunay na olimpo niyong manga huris
na binubucaláo nang linao na batis,
binaui ang lungcót cumalat sa dibdib
nang aquing pag-asang hindi malalait.

Sale Loked.

**Loked.** Daraquilang sultan tayo ay napasoc
general Rolanteng sa Francia'i quilabot,
**Sult.** ¿saán mo iniuan?
**Mereida.** —¿may dalang soldados?
**Loked.** sa campo Malaga catulad ay salot.
Lóbong nagugutom ang nacacaparis
nang lilong Rolante,
**Sult.** —Mereida cong ibig
matirá ca dito't di co matitiis,
¿di mo naquiquita príncipe Ostaríc?
**Loked.** Íniuan sa campo,
**Sult.** —quita'i lilisanin
**Mereida.** acó ay sasama't di co maaatim
na di abuluyan sa campo nang laguim

**Sult.** hindi mangyayari ang gabi'i madilím.
Magcaca-panganib,

**Mereida.** —saan matitirá

**Sult.** ngayon din ihatid doon sa Granada,
oh bayaning Loked itong si Mereida
aquing hahanapin ang lilong cabaca.

**Mereida.** Ang mabisang lason yata'i lalasapín
pag-aco'i iniuan

**Sult.** —oh Mereidang guilio
huag mong icapit ang maling panimdim
aco ay paalam,

**Los dos.** —Ala'i casamahin.

Se ván en distintas puertas y salen peleando Acricio contra Caríp.

**Acricio.** Ualang masasapit oh morong sucaban
iyang catauan mo'i hahalo sa bangcáy
na apí nang caliz

**Caríp.** —hindi nalilinláng
itóng aquing isip sa malíng tinuran.
Icao ay mag-isip sa oras na itó
nang di ca masayang sumuco ca rito,

**Acricio.** ilapat isará, ang bibig mo lilo
at di'ca liligtás,

**Caríp.** —tapós ang búhay mo.

Pelean hasta adentro y sale peleando Niceo contra Lentimar y paren.

**Sult.** Sino ang nag-utos nitong casucaban
manga ualang leyes at ingat na dangal,
at cun sa europa'i inyong namulatan
ang gauang masamá ngayon matataeal.

**Niceo.** Malayo ang gayon sa lahi nang Francés
suminsay sa utos,

**Sult.** —gayón pala'i baquit,

**Niceo.** maquiquilala mo't pagmasdán sa caliz
ninyong manga moro't doon mababatid.

Corona'i isuco oh sultan Lentimar
**Sult.** elemento manding pumutóc na volcán,
ang aquing nariníg sa bibíg mo'i nucál
lupa'i mabaligtád malayo ang saysáy.

Uala nang masabi caya't nalilitó
ang bantáng malupit nitóng tauong lilo
titigan nang matà't nag-aalipato
sa ningas nang galit,
**Niceo.** —putól ang ulo mo.

Pelean hasta adentro y salen peleando Leates contra Molasém.

**Moslasem.** Oh binyagang sucáb hihilig na tunay,
sa lamig nang lupa ang iyong catauan,
cun ninanasa moug icao ay mabuhay
ngayondin sumuco,
**Leates.** —malí tampalasan.

Ititig sa langit ang ligáo mong matá
iyong masisilip ang madlang ligaya,
doon tumatahán Dios nang lahat na
lumaláng sa mundo.
**Molasém.** — tahán palamara.

Cun pipilitin moug umusbóng sa puso
ang naliligáo mong nagbibirong anyó,
aquing puputulin ang sabing palalo
nang di sumasangá, caliz ang guiguipó.

Ang dugo'i aagos ninyong manga frances
**Leates.** sa iyong sinabi icao ay mag-isip,
bacà naliligao nitong pagsusulit
**Molasém.** ang aquing alfange'i hindi nalilihis.

Hindi na sisicat ang talang umaga
cayo'i matatapos sa aquing sandata,
**Leates.** ang isang minuto'i alangang macuha
at amin nang tunay ang lupang Granada.

Pelean hasta adentro, y salen peleando Rolante y Menard contra el sultan y Ostaric.

**Sult.** Inuulit co rin manga catacsilan
nang haring Polimon sampong cayong caual
sinuboc ang reino sa catahimican
at cami'i dinaya ninyo ngang sucaban.

**Rol.** Hindi namamali ang aming monarca
sampón ni Rolanteng dapat maquilala,
ito'i nahahayág inyong naquiquita
ang dayang guinaua ninyó niyong una.

Reino'i sinubucan ito ang caparis
sa aming guinaua'i magbayad sa caliz,
anó't magtatacá dapat mong mabatid
di pa nababahao ang sugat nang lupit.

Ito ang umacay sa pusong nag-alab
nang haring nag-utos at aming guinanáp

**Sult.** cun sinisingil mo'i ang aming pangbayad
ang di pumupuról na dulo nang tabác.

**Menard.** Di naman sasaua lóbong nagugutom
nitong pagbububó nang dugong babalong,
ninyong manga moro't pilit ibabaòn
sa tutungang lupa cayóng manga pusóng

**Ostaric.** Tunay cun mangyari nguni't sa cabilá
ang lahat mong sabi ay mababandila,
cayo'i mauubos daguitin nang dustá
sa inyo ring dugó'i lalangóy na paua.

**Rol.** Huag nang tumiguil hangang may hininga

**Sult.** ubusin ang frances tunauin sa dusa,

**Menard.** itó na ang oras nang inyong ligaya

**Ostaric.** cayo'i matatapos palád nang matira.

Pelean y salen al mismo tiempo Niceo y Leates, contra Molasem, Caríp y Loked, peleando.

**Rol.** Cubcubin ang moros nang di macatacas.

**Los cris.** huag nang tulutang sila'i macalabás,

**Sult.** talasan ang matá soldadong marahás
**Los moros.** hindi nalilinlang at aming talastàs.

Pelean al mismo tiempo y rodeando los cristianos á los moros.

**Rol.** Anong inaantay guipit na ang tayó
Lentimar, Lentimar, ¿baquit di sumuco?
**Sult.** hindi nagbabauas ang tapang sa puso
sila'i sibasibin
**Los moros.** — cami'i nacatayó.
**Ostaric.** Piliting malaglág ang canilang hanay.
**Niceo.** ualang magagauá't di macatatanan
cayong malulupit,
**Menard.** — caliz ang haharang
**Acricio.** cayó'i uusiguin,
**Leates.** —inyóng catapusán.

Pelean y huyen los moros.

UNA QUINTA.

sale Claudina.

**Claud.** Puso'i tumatahip at laguing gunitá
ang dalauang bagay na gumagambala
ang una'i si ama tumungo sa digmá
bacá mapahamac ¡oh langit nang aua!
At ang icalauang bilang bumabacod
sa aquing catauan ang saganang lungcót,
itulot mo nauá maauaing Dios
ang aquing dalangin maguing sanlang lubós.
Acayin sa pangpang ng mahal mong lingap
hocbó ni Polimon victoria'i mayacap,
silang manga moro'i umaming mag binyág
at tuloy manalig sa Dios nang lahat.
Tangapin ang nasa nilang granadinos
silang naliligao sa lahi nang Dios,
sahurin ang linso tubig na pangbuhos
nang maguing cristianos silang manga moros.

Idamit na cusa sa catauang hub ád
nilang naliligao sa tuid na landás
ang aming doctrina sa diamante'i tulad
siyang nagtuturo sa gloriang marilág.
Dinguin nang tainğa nilang granadino
ang aquing dalanğin sa oras na ito,
at maguing mutya nğang tulad sa carbungco
ang pag-binyagan,

Sale

Polim. —inagao ni Febo.
Minalas nang lanğit ang aquing pagdating
sa ligayang quinta, duquesang maningning,
sa oras na ito'i payapang tamohin
ang caligayahang tuang sapin sapin.

Cland. Oo't mangyayari ang pagpipitagan
cundi mo soldado tunay cong magulang,
ang ibig sabihin aco'i namamaang
parang nagcataón ang sicat nang Arao.

Polim. Malayong hinala ang nucál sa bibig
talagang quinusa ang dito'i pagsapit,
icao na sa piling nang tronong mariquit
tatanghaling reina,

Claud. —malayo ¡oh lanğit!

Polim. ¿Baquit bagá gayón ang turing Claudina?

Claud. ang paris cong caual handugan nang sinta,
nang iguinagalanğ nitong boong Francia
¿di isang paglibác mahal na monarca?
Cahima't sisirin ang linao nang tubig
ualang masisimót cun di ang paglait,
saan man ilinğap ang mata'i ititig
ualang catunayan,

Polim. —hintay ca oh lanğit.
Maghintay Claudina,

Claud. —huag nang ulitin

Polim. lumubóg sa quinta ang aquing bituin,

inagao nang lupit parang narimarim
ang ualang catulad na babaing tacsil.

Aquing pipilitin sa mahal na duque
na mapalutang din ang aquing pagcasi,
cundi co macuha sa maamong sabi
handá na ang liig sa aquing alfange.

Hihintayin lamang ang nagsipang gubat
sa reinong Granada't iyong matatap,
tacsil na Claudina ang di mo pagtangáp
sa aquing pag-ibig icao'i mauutás,

Sayang nang dangal co paghindi quinamtán
sa aqui'i icauit ang canan mong camáy,
capag di nangyari ang ganitong bagay
ay ang mapapalit ang dalauang búhay.

TELON

Muralla de Granada donde está Lentimar y los suyos.

**Sult.** Cayó ay mag-isip cun anong marapat
na mabuting laláng sa lilong calamas,
tayo'i magagahis at ualá nang lunas
guipit na ang reino't ang muralla'i uasác.

**Ostaric.** Cun sa ganang aquin daanin sa laláng
itáyong ang guerra't parang pag-aantay,
nang mabuting oras at tayo'i maglaan
maraming soldados,

**Los Tres.** =ibangon ang dangal.

**Ostaric.** Humingi nang pases manga ilang lingo
at saca ibaui itong paglililo,
cun ating talunin sa tadhanang campo
tacsil na Polimo'i putulin ang ulo.

Titigan nang tanang lahing musulmanes
ang masamang gaua nilang manga frances,
reino'i pelubuguin sa dagat nang sáquit
at saca itayó ang templo nang dioses,

**Molasém.** Ang hangád nang puso sultan at príncipe
aquing tutungculín ang pamamayani,

nang di mamihas ang taga oriente
sa malíng inasal pagsuboc sa gabi.

Silá ay nagpunlá nang lihís sa utos
dapat na gapasin nitóng aquing poót,
aquing hinihingí na ipahintulot
sila'i paghanapin,

**Sult.** — piguilin ang loob.

General Molasém huag cang gahasa
ang init nang puso'i ualang magagauá,
isipin nga natin ang icadudustá
niláng manga pusóng,

**Carip.** — tunay ang acala.

Matuid po sultang isipin ang dapat
na ating malalang ang lilong calamas,
at ang sa príncipeng manga hinagangad
ay nauucol ngang humingi nang treguas.

**Loked.** Itó rin ang aquing tunay na acala
ayunan nang lahat nang hindi madustá,
cun sila'i umamin ating magagaua
ang balang ibiguin,

**Molasém.** — matuid ang nasa.

Nguni't lalasapin ang paclá at paít
nang bayang napucao sa pagcacaidlíp,
tayo ay dinaya nang sucab na frances
na ualang nagauá itóng ating caliz

**Loked.** Ang talas nang isip isá ring bayani
sa mabuting laláng daíg pa si Marte,

**Ostaric.** sa pagmamasáquit alangang masisi
di pa nahuhulog ang tangang alfange,

Salen apresurados los cristianos.

**Rol.** Muralla'i cubcubín manga pilíng cauat
at naritong lahat sila'i napipisan,

**Los cris.** cayo'i matatapos,

**Sult.** —bayaning general,
ang utos nang ley ating pamangcaan.

Aquing hinihingîng itiguil ang guerra
labin limang arao bilang na pahingá,
ito'i sa Alcoran utos nang monarca
hindi masusumang alin mang corona.

**Rol.** Tunay ang sinabi catoto cong hirang
sa oras na itó nang sultán Lentimar,
ang pase sa guerra'i hindi nababaual
at sa mangâ haring ating namulatan.

**Niceo.** Hindi masusumang ang utos nang leyes
ngûni't cay Polimon lactao ang matuid,
malayong sumalang di sisihing pilit
cun tayo'i umuing ualang napagsapit.

Icao ang bahala sinabi co lamang
ang huling sasapit,

**Rol.** =sila'i aayunan,
payapa na cayo daraquilang sultan
hindi masisira ang pinag usapang.

**Acricio.** Hindi co macuro itong paglalamas
sa hiling nang moro'i cun ano't pumayag,

**Menard.** cun sa ganang aquin hindi nararapat
na maiurong pa at mabuting oras.

**Leates.** Oh general namin ano po ang bagay
at di pa bihaguin itong capisanan,

**Rol.** suminsay sa utos isang capintasan
cayá ngâ Leates icao ay marahan.

**Ostaric.** General Molasém pagdaca'i iutos
may pases sa guerra na bantay sa moóg,

**Molasém.** ngayon mababatid nang lahat nang lingcód

**Car. Lok.** cami ang bahala

**Sult.** pagdaca'i iraos.

**Rol.** Tungûhin ang parang catoto Niceo
huag malilingat ang ating soldado

**Niceo.** lumagáy sa ayos lahat nang vasallo
nang di nababalam,

**Todos.** — sunód po sa inyó.

## Palacio de los cristianos

SEIS SILLAS

Sale Polimon.

**Polim.** Puso'i nababalot nitong naglalatang
na alab nang galit ga di napupugnao,
parang sinisilab sa maling inasal
nang duquesang tacsil yaring abang búhay.

Hindi na nilingap ang coronang sunong
at aco'i iniuan nang babaing pusóng,
dapat mong asahan ang dusang babalong
sa aquing pag-ibig capag di umayon.

Icao'i quiquiliquin nang bangis na utos
pilit cacalungin ang aquing pag-irog,
cundi tatangapin ang aquing pagluhog
uala nang Claudina't pilit matatapos.

Tingna't mababasa ang bala nang puso
na masidhing unós sa inyo'i bubugsó,
at cayong mag-ama sa lupa'i hahalo
manga búhay ninyo'i mangasisiphayo.

Mabalino ca nang aco ay lingapin
idamit sa puso na aco'i guiliuin,
handá na ang trono cun mamarapatin
ipasoc sa dibdib ang ibig lasapin.

Ito ang tadhana oh Claudinang poon
sa aquing pag-ibig ngayong bumabalong,
at hindi sa biro nangaling ang gayón
cun hindi sa puso ang pagcadaluhong.

Salen los cristianos que vienen de guerra.

**Todos.** Tamohin nang hari ang capayapaan
nang aming pagdating,

**Polim.** —tayo'i maquinabang
sa silong nang langit nang mahabang búhay;
ang inyong victoria Rolante'i isaysáy.

¿Anó ang nilayon?

**Rol.** — nang naguiguipít na
oh haring Polimón ang taga Granada
sultan ay nauala't nang aming maquita
ay nangapipisan sa tabíng muralla.

Silá ay guinipit naming calahatán
ang nasa'i bihaguin ang sucáb na sultan,
sumigáo nang pases aco'i natiguilan
ang hininging treguas labing-limáng arao.

**Polim.** Masamáng Rolante, masasamáng sacop
anó't nagsibalíc at di pa tinapos,
victoria'i macuha't ang baya'i matupoc
niyong manga moros,

**Todos.** —sadyang alinsunod.

**Niceo.** Nguni ay magnilay ang aming monarca
may matá ang leyes pilit maquiquita
cun tayo'i suminsáy cacalat pagdaca
ang bulóng bulungan sa lahi nang Francia

Tayo ay lulutang sa dagat nang paít
at maninimbulan sa calait-lait,
lahat ay sisigáo na occidentales
ang hari sa Francia'i ualang tanging leyes.

**Polim.** Marahang ca conde't hindi naliligáo
ang lahat cong utos may capangyarihan,
¿anó ang sasabog? ¿anó ang lulutang?

**Niceo.** ang cacutya-cutyá sa atin poong tanán.

Tayong tagá Francia mata'i napipiquit
niyúrac nang paa ang lacad nang leyes,
sinunong nang ulo ang pulang cacapit
naglacó nang hiya tayong manga francés.

Ang pusong guerrero'i di dapat dungisan
nang daya sa campo't yao'i capintasan,

**Polim.** sa bagay marungis ang iyong palagay
nang lahat cong utos

**Niceo.** —cundi mahugasan.

**Polim.** Lilo't tampalasan,

**Menard.** — ualang ibang duñgis
ang mahal mong utos cundi ang lumait
sa nagsusumicap,

**Polim.** —tiguil aquing dibdib
ito'i cay Claudina tiisin ang lupit.

**Acricio.** Di man tinatanong mahal na monarca
ang isasagòt co'i paris nang naquita,
tunay nañgang atin ang boong victoria
cun ang aquing hañgád ang diniñgig nila.

Cundi pinayagang guerra'i magcapases
di na sasapitin ang sising narinig,

**Rol.** sa tubo sa villa'i doon nacacapit
lactao na ugali,

**Polim.** —Rolanteng balauis.

**Leates.** Tunay ang sinabi ni Acriciong mahal
cundi sa pagsisi'i ualang magdaramdam,
paris nañga ñgayon nalait ang tanan
sa isang may sala lahat ay naramay.

Guipit nañgang tunay tanang granadino
sa mabuting ayos nitong ating hocbo,
nang lulusubin na yaong mañga moro
general Rolante'i sumansala rito.

**Polim.** Di ito ang siyang palagay nang lahat

**Acricio.** sa malaquing galit cami ay natadtad,
sa lahat nang ito tayo'i pasalamat
ang hari't magulang,

**Todos.** — ito ñga ang dapat.

**Polim.** Yamang narito na'i anopang gagauin
antayin ang oras nilang mañga tacsil,
ang may mañga sugat na soldados natin
doon sa hospital silá ay gamutin,

Ang pag-aalaga general Rolante
sa loob at labás nitong ating corte,
at baca masuboc sa dilim nang gabi
pagdating nang arao,

**Rol.** —dapat na masisi.
Hindi itutulot nang may auang langit
itóng pagcadusta sa sacbát na caliz,
tayo'i sa cabilá nang uicang panganib
asahan pó hari,
**Polim.** —ang pag asa'i labis.

---

# ACTO 2.°

## Sala de los Moros

Salen Ostaric y Corchetes

**Ostaric.** Napalunging palád malic natang isip,
balintunang mundo saquim na pag-ibig,
hunghang na dalita magdarayang titig
napaaqui't anó ¡abá mo Ostaric!

¡Abang abang tantó! ¡aba ca ngang lubhá!
na naguing-tangi cang lumitao sa lupa,
sinong tatacbuhang dapat cumalinga
na duduluguing co't hihingan nang aua.

Naninta, umirog, sumamba, gumalang,
nagbata, nagtiis, nagdusa, nagdamdam,
natua, naalio, nagsaya't lumayao,
at camatayan din ang cahihinatnán.

Dili si Mereida, si Mereida'i óo,
ang dahil nang tanang caligaligan co,
¡ay Mereida! ¡ay! na sa iyong iyo
ang dangal at yaman nitong ating reino!

Na sa iyong iyo puso't nasisilid
ang puso ni ama't pusong cong ninibig,
ano't sinaclao mo ang dalauang dibdib
Mereida, Mereida, ¡anóng laquing saquít!

Ngalan mong Mereida'i guiniliu na bucod
ni ama sa boong reinong nasasacop,

siya co rin namang iniirog-iirog
caya di maturan ang na sa sa loob.

Ostaric ay ano, sinong ama't saan
at sinong Mereida ang patutunguhan
sinong Hipócrates namang magbibigay
sa caguluhan mo nang catahimican.

Ualang uala óo, liban cay Mereida
si Mereida'i baquit siya ay cay ama
ano't tatagboyan sa gauang pagsinta
tacsil aco tacsil! ¡oh sa laquing dusa!

**Corchet.** Escuchad señores que caso tan raro
nitong mangyayari para el público,
cay gandang lalaqui nitóng aquing amo
cun pagmasdáng ngayón tila maloloco.

**Ostaric.** Halica Mereida't si ama'i lisanin
lisanin si ama ¡tampalasa't tacsil!
malupit cang anác baquit iiruguin
ang iniirog na nang ama mong guilio.

¿Sinong gagayonin? di icao rin tunay
icao ring sarili pagca't ang magulang,
dapat quilalanin at biguiang pitagan
at sa caniya rin ang utang mong búhay.

Cundangan nga lamang naturan cong ama
ang nacatataquip sa pinto nang sintá,
aeua't hindi co masabi Mereida
cun macapapasoc ang puso nang iba.

**Corchet.** Otra cosa tiene y digna de sentir
niyaring caapihang guinaua sa aquin,
naririto acó't hindi lagundain
at si Merida pa siyang tatauaguin.

*Salen Lentimar Mereida, Molasém, Carip y Loked.*

**Lentimar.** Bunsó co, Ostaríc,
**Ostaric.** —quinacasing ama,
naquita na naman itóng si Mereida,

**Lentimar** cundi namamali itóng mañga mata
may saquít cang taglay,
**Mereida.** —cayá magsabi ca.
**Molasem.** Cúlay nang principe ang nagsasalita
**Carip.** malayong sumalang hindi may dálita,
**Loked.** may catotohanan ang canilang uica
**Ostaric.** sa aquing catauan bintañg ninyo'i ualá.

**Lentimar.** Cun gayón Ostaric itatadhana co
sa tanáng naritong tapát con vasallo,
general Molasém, Carip na catoto
at mabunying Loked ang bahala'i cayo.

Lumacad ñgayoadi't tuñguhing madalí
yaong Franciang lúpa ni Polimong hari
cunin ang corona't sa mañga paghiñgi
pag-di ibinigay bugsuáng pighatí.

Tígmaquin sa hirap yaóng tanáng frances
hangáng dí ialay ang nasa co't ibig,
malaqui nang lubhang ipinagsisiquip
nang loób co't puso sa mañga balauís.

Dito sa galit co'i cundi masusubhán
nang gauang pagsuco gunauin ang bayan,
gunauin ang lahat gunauin ang tanan,
itó ang bílin co bayaning general.

**Mereida.** Sa aquing acála'i malayong umayon
ang hari sa Franciang sucabang Polimon,
**Molasem.** yaríng aquing tabac ang siyang may tungcól
nang pagpapasuco sa lahat nang pusóng.

Icao ang may tungcól, Caríp na masiglá
nang pagpasoc ñgayon sa reino nang Francia
hiñgin mo sa hari ang cetro't corona
cuṇ hindi umamin pabughán nang sigua.

**Caríp.** Paalam sa inyo't ñgayondiñ lalacad
sa parang na tayo magquiquitang lahat,
camataya't dusa dalamhati't hirap
ang casasapitan nang frances na lahat.

**Loked.** Ang mañga soldados nama'i ihahanda
**Molasem.** óo, ang bihasang datiban sa digmá,
**Ostaric.** hindi co man turan dati mong unaua
bayaning Molasém,
**Molasém.** ang tungcol nang digma.

Butihing Mereida't mabunying Lentimar
ibáng gagamitin ihanda't ilaan,
**Lentimar.** óo hayo ca na bayaning general
nang hindi maguipit sa paroroonan..

Icáo naman bunsó ñgayó'i magpahayag
nang sanhí nang iyóng dinadaláng hirap,
**Ostaric.** ualáng caliuagan amang nililiyag
na isalaysay co ang sa pusong hirap,

Ang damdám nang puso quinacasing ama
ay ang hindi co po pagsama sa guerra
**Lentimar.** icao rin ang aquing inaalaala
pagca't ang isip co'i may saquit cang dala

**Mereida.** Pagtiñgin nang ama'i di maiaalis
sa sinomang anac lalo na't may bait,
**Ostaric.** cayá tinatangáp naman niyaring dibdib
**Corchet.** cay pagcasasarap nang mañga parunguit.

**Ostaric.** Ang mahal na sulta'i aquing lilisanin
abata Corchetes sumama sa aquin,
bantóg mong general ñgayo'i hahabulin
may nalimot acóng ibig ipagbilin.

**Lentimar.** Icao naman ñgayon Mereida cong ibig
parang tinatatap ang laman nang dibdib
sa bagay nang sintang aquing ninanais
sa camahalan mo'i ibig cong mabatíd,

May dibdib ca cayáng ipagcacait pa
sa abang búhay co nang asang ligaya,
oh baca sacaling hañgad mo Mereida
bago ca pacasal cun acó'i patay na.

**Mereida.** Baquit cayá gayón ang bigcás nang sulit
daraquilang sultán di co ninanais,

ang pasaquitang ca ¿baquit anó baquit?
balang uicain mo'i tunod na matulis.
Tumitimong lahat sa lamáng co't puso
ang talas nang iyong panudláng palasó,
ualáng di nag-aláy nang pagcasiphayo
sa abáng búhay cong amis na gugupó.

**Lentimar.** ¿Amís ang búhay mo? Mereida'i pagbalic
hugutin ang timo't napapacong tiníc,
diyan sa búhay mo at ang hinanaquít
iualay sa oras nang aquing paghibíc.
Hindi gauáng biro cun sa ganang aquin
ang naturang icao'i magcacahilahil
at yaríng búhay co'i cun tatálastasìn
hindi co sarili't sa mañga pág-guilio.
Patotohanan mo't sa aquing pagsintá
búhay co cun minsan naman ay ualá na,
cun dili sa piling yapac mo Mereida
boóng paglilingcód itinatalagá.

**Mereida.** Salamat cun gayón daraquilang sultan
dili hinanaquít ang aquing tinuran,
cun hindi mistulang isang pagdaramdàm
sa lahat mong hirap na ipinagsaysay.
Cayá ñga ang sanhí nang ganitóng hirap
siyang ninanasa ñgayong matalastás,
at bacá sacaling ang maguiguing lunas
ay hindi malayo't na sa aquing palad.

**Lentimar.** Na sa iyó óo't na sa iyong tunay

**Mereida.** turan mo't nang aquin ñgayong maalaman

**Lentimar.** cun gayón Mereida tayo ay pacasal
pagdating nang hocbó,

**Mereida.** — ang bahala'i icao.

TELÓN

Quinta de los cristianos donde está sola Claudina

**Claud.** Saang himpapauid nalalagay cayá
aco sa panahong itó nang dalitá,

guipít na búhay co'i cun magcabihira
sasadlác sa isang pagca pañganyaya.

Ama co'i nañgaco sa mahal na hari
nang óo sa sinta't ipinagcayari,
di na siniyasat yaring aquing budhí
itinagdáng agád ang sagót na malí.

Sa inaháng yaon ni amang naghain
nang hindi caniyang puso't ganang aquin,
acó naman ñgayon oh nagsisitingin
ang di malalagmác cayá sa hilahil.

Pilit na si ama'i hahanapin aco
sa sintáng pinacay ni Polimón dito
sa tanang nangyari ay paano aco
na macalililigtás sa madláng simbuyó.

Alañgán cay ama't alañgán sa hari
alañgang pa óo't alañgáng pa hindi,
anopa't ang aquing calagayan ñgani
ay natatalagá sa pagcalugami.

Sale Rolante un poco distante.

**Rol.** Maligayang oras na sumasalisi
si Claudinang búhay nang aquing pagcasi,
at masasalaysay ang lalong mabuti
nang sinimpáng sintang namahay sa dili.

Dapua't paano ang aquing paglapit
bacá cayá siya'i magtaglay nang galit,
di naman payagan niyaríng aquing dibdib
cundi co sabihin taglay na pag-ibig.

Yamang siyang hanap nang abang puso co
ñgayong nárito na'i lisiya pang magbago,
hangang may pitagang madudulang aco
sa lupa'i cucunin at iaalay co.

Si Cupidong Dios ang iniaalay
sa templo nang iyong mahalagang asal,

**Claud.** tauo acóng iyong camuc-ha rin naman
anó't ganitó na ang iyong pag-galang.

¿Quinucutyá acó?

Rol. —¡quinucutyá quita!
¡maligoy na isip, hindi Claudina!
maibig mo lamang sa aqui'i sucat na
ang lahat nang bagay magagauá co pa.

Naparito aco't ang caguinhauahan
ang hanap co't dili ang macagalitan,
cun cutyaín quita'i ¿anóng calangitan
ang macacamtán co cundi camatayan?

Claud. Matalas na lubha díla mo'i pulpulin
sa manga uinicang di co ibig dinguín,
cun sa sarili mo'i nagsisinungalíng
sa aquin pa cayá ay hindi mo gauín.

Cayá magtahán ca,

Rol. —¡langit! ¿baqait gayón?
di mo ibig dinguin ang inilulungoy,
cun acó mang itó sa titig mo'i lason
icáo nama'i lunas linapitan ngayon.

Claud. Nanunucsó yata,

Rol. — ay Claudinang irog.
di ca na naaua sa sinunódsunód,

Culad. anong aua, ilag,

Rol. —¿ang luluhogluhog?
dili ibá't acó may nasang maglingcód,

Claud. — Hindi ca marunong pagsabihan yata
anó't hangan dito'i quinucuyacutyá,
¿di mo tanto't acóng hinihingan aua
paris mo rin namang nabúhay sa lupa.

Baquit cayá ngayo'i linuluhuran mo
at iguinagalang nang labis sa tauo,

Rol. cun ang naguing sala'i pagluhód sa iyo
ualang caliuagang yao'i talicdán co.

Tantóng di co alam sa ganitong dusa
na ang pagluhód co'i icagalit mo pa,
diyata't pagluhód,

**Claud.** —¿tinatanong mo pa
at anó sa bagay may magagaua ca?

**Rol.** Cun sa magagaua'i ualang ualá acó
pagsuco't pagsuco ang taglay sa iyo,
cayá para lamang itinatanong co
hangad co'i masubhan apóy nang galit mo.

Hindi sa paglabág nagbuhat nagmula
ang bagay nang aquing ipinag-usísa
cundi sa poót mong lalong nagpalalá
nang pinapasan cong matinding dálita.

Cun mamatay aco't icao ang dahilàn
sa iyó ay hindi naman cailangan
caya ay abutin itóng aquing puñal
icao ang pumatid nang búhay cong tangan.

Iyo yaring puso, iyo yaring dibdib
narito't sugatan di co icacait,
at ang ibabalong na dugó sa saquit
gauin mong bálsamong panghugas sa galit.

*Se aparta Claudina y Rolante persigue.*

**Claud.** Mapipilit yata,
**Rol.** — hintay,
**Claud.** - anóng hintáy,
**Rol.** ¿diyata, diyata't di mo paquiquingan?
ang aquing paglungoy inaauay-auay
nang camahalan mong dapat na igalang.

¿Totoó na bagá Claudina cong guilio
quinayayamután ang aquing pagdaíng
**Claud.** hayo't isalong mo,
**Rol.** —¿ang tangang patalím?
¿saan isasalong sa catauan co rin?

Titigan mo't uacás,
**Claud.** —¡oh tauong sucaban!
anó't sa haráp co i magpapacamatáy,
sa sinasabi mo'i nang di ca paquingán
itó ang gagauíng calapastanganan.

Ibigay mo't dinhàn ang sandatang hauac
at sa harapán co'i magbiglang lumayas,

Claudina en ademán de sacar el puñal Rolante lo sostiene

**Rol.** cun ang pagcapoót di rin magbabauas
ualang carampatang,

**Claud.** di mo igagauad.

Aalís na acó't iiuan na quitá,

**Rol.** huag mong gayonín acó Claudina

**Claud.** ¿at baquit? ibig mong,

**Rol.** —¡abá! langit ¡abá!
di nacuculanga't nadadagdagán pa.

Isip co'i cun cayá sinansala noon
ang camatayan cong hindi napatuloy,
ang oras cangina'i di na oras ngayon
nang caligaligan cundi ang hinahon.

Uala na bantá cong hinahaca mandin
sa búhay co cundi ang iríng-iringín,

**Claud.** sa bagay ibig pang acó ay sisihin

**Rol.** marahil sintá co't masisisi ca rín.

Ang camatayan cong handá na cun hindi
napiguil nang iyong auang pacunuari,
sa panahóng itong pagsisising malí
disin dili ca na nagalit pang mulî.

Dinhán mo cun gayón ang puñal na hauac
nang di ca mainip,

**Claud.** —di maipapayag
bacá cun iabót ngayón at igauad
biglangbiglá namang sa puso'i itarac.

Maulit cang lubha sa tanang maulit
dangan ang hangád mo ngayon ay mamilit
dili cangina pang cangina sa galit
ipinagtabuyan quita't pinaalís.

Anó't hangang dito'i sinusunód sunód
sinisintasintá't iniirog-irog,
¿hindi ca aalís?

**Claud.** —¿tinatanong mo pa
at anó sa bagay may magagaua ca?

**Rol.** Cun sa magagaua'i ualang ualá acó
pagsuco't pagsuco ang taglay sa iyo,
cayá para lamang itinatanong co
hangad co'i masubhan apóy nang galit mo.

Hindi sa paglabág nagbuhat nagmula
ang bagay nang aquing ipinag-usísa
cundi sa poót mong lalong nagpalalá
nang pinapasan cong matinding dálita.

Cun mamatay aco't icao ang dahilàn
sa iyó ay hindi naman cailangan
caya ay abutin itóng aquing puñal
icao ang pumatid nang búhay cong tangan.

Iyo yaring puso, iyo yaring dibdib
narito't sugatan di co icacait,
at ang ibabalong na dugó sa saquit
gauin mong bálsamong panghugas sa galit.

Se aparta Claudina y Rolante persigue.

**Claud.** Mapipilit yata,

**Rol.** — hintay,

**Claud.** - anóng hintáy,

**Rol.** ¿diyata, diyata't di mo paquiquingan?
ang aquing paglungoy inaauay-auay
nang camahalan mong dapat na igalang.

¿Totoó na bagá Claudina cong guilio
quinayayamután ang aquing pagdaíng

**Claud.** hayo't isalong mo,

**Rol.** —¿ang tangang patalím?
¿saan issalong sa catauan co rin?

Titigan mo t uacás,

**Claud.** —¡oh tauong sucaban!
anó't sa haráp co i magpapacamatáy,
sa sinasabi mo'i nang di ca paquingán
itó ang gagauíng calapastanganan.

Ibigay mo't dinhàn ang sandatang hauac
at sa harapán co'i magbiglang lumayas,

Claudina en ademán de sacar el puñal Rolante lo sostiene

**Rol.** cun ang pagcapoót di rin magbabauas
ualang carampatang,
**Claud.** di mo igagauad.
Aalís na acó't iiuan na quitá,
**Rol.** huag mong gayonín acó Claudina
**Claud.** ¿at baquit? ibig mong,
**Rol.** —¡abá! langit ¡abá!
di nacuculanga't nadadagdagán pa.
Isip co'i cun cayá sinansala noon
ang camatayan cong hindi napatuloy,
ang oras cangina'i di na oras ngayon
nang caligaligan cundi ang hinahon.
Uala na bantá cong hinahaca mandin
sa búhay co cundi ang iríng-iringín,
**Claud.** sa bagay ibig pang acó ay sisihin
**Rol.** marahil sintá co't masisisi ca rín.
Ang camatayan cong handá na cun hindi
napiguil nang iyong auang pacunuari,
sa panahóng itong pagsisising malí
disin dili ca na nagalit pang mulî.
Dinhán mo cun gayón ang puñal na hauac
nang di ca mainip,
**Claud.** —di maipapayag
bacá cun iabót ngayón at igauad
biglangbiglá namang sa puso'i itarac.
Maulit cang lubha sa tanang maulit
dangan ang hangád mo ngayon ay mamilit
dili cangina pang cangina sa galit
ipinagtabuyan quita't pinaalís.
Anó't hangang dito'i sinusunód sunód
sinisintasintá't iniirog-irog,
¿hindi ca aalís?

**Rol.** —huag cang mapoó't
at ualang sabi cang di co masusunód.

**Claud.** Cundi ca aalís asahan mong acò
ang siyang aalis

**Rol.** —tiguil hangán dito
at yaríng pag ulit sa camahalan mo
cahulíhulihang pamanhíc sa iyo.

Itó ang napaláng capaquinabañgán
ang ayop-ayopin at ipagtabuyan,
Claudina'i sacaling nagagalit ca man
ay natatalagà ang aquing catauan.

Nguni't tulutan mong macataghóy muna
bago mo ilapat ang pagpaparusa,
at inahihingiñg tauad sa caniya
cundi acó ucol paquiharapán pa.

Iguinalang quita't sinambá nang labis
hañgad co'i madañgal sa mañga pag-ibig,
di co inacalang ang lamíg nang tubig
mauangquí sa apo'i nang aquing pag-ibig.

**Claud.** Masaráp na sabing dapat cauilihan
sa palaigcasang labi ang nunucal,
damdám co'i añg balang ipanudláng bagay
palasóng matamís nang pulót-puquiotan.

Balaning mistulang pang-acay sa iláp
nang alin mang bacal na puso sa tigás,
isang panunuyo't isang pañguñgusap
labing-pitóng aua ang maitutumbás.

Pasusubaliang tanuñgin cunua
¿anopang ibig mo?

**Rol.** — umíd yaring dila
cayá hindi co na ipagsasalitá
bacá ang galit mo ay lalong lumalá.

**Claud.** Cay caaua-auang asal ni Rolante

**Rol.** magpacailán mang ang apí ay apí,
at cun may liñgap ca sa aquing pagcasi
lahat nang hirap co'i di na mangyayari.

Salen Acricio y Leates, un poco distante y ambos armados,

**Acricio.** Ang nasa co disin catoto Leates,
bunying si Claudina'i paghanaping pilit,
at upan anaquin ang aquing pag-ibig
sa mahal na yapac niya'i maihibíc.

**Leates.** Sucat na ang minsang maipagsabi mo
hinahalagahán ang uicang catoto,
cayá ipatuloy iyang tinutungo
at pacaasahang alinsunod aco.
Naririto,

**Acricio.** – sino?

**Leates.** – itong hinahangád

**Acricio.** ¿anóng guinagauá?

**Leates.** – silà'i nag-uusap

**Acricio.** ¿sa anóng dahilán?

**Leates.** – hindi co matatáp
tayo'i tumahimic parang maquimatyág.

**Rol.** Tinatanóng acó dili nga mangyari
na di ca tugunín sa ipagsasabi,
cun nacucutya man acò sa sarili
pagtatapatán ca poong quinacasi.
Ang handóg na sinta cayá'i mararapat
sa piling nang iyong mahalagang yapac,

**Claud.** ¿uala cang halata?

**Rol.** =halatá ¡ay palad!
¿hangá ngayón bagá'i iyong hinahabag?
Nahahalatá co ang pag-api't galit
sa cristal mong muc-ha at hindi pag-ibig,

**Claud.** ang paghalatá mo yata'i di sa dibdib
cundi buc-hin co pa ang óo sa bibig

**Rol.** Bituing bumabá sa langit cun minsan
ó isang hiuaga ang sagót mong iyan,
inaayop-ayop ngayon ngayon lamang
at ngayon ngayondin pinaligayahan.

**Acricio.** Ang sagót na óo'i aquin aagauin

**Leates.** baquit catoto co gayón ang gagauin

Acricio. dahil sa pagsinta ang humihilahil,
Leates. huag maduhambá't icao ay magpiguil.
Rol. Magpahanga ñgayo'i alañgan din aco
sa nagcacasañgáng pa hindi mo't óo,
Claud. acó'i nang ualá nang gugulin sa iyo
na maraming sagót sacsi itóng mundo.
Rol. ¡Ay palad!
Claud. —¡oh alio!
Rol. - aquing cayáng lahat,
Claud. at ualá Rolanteng ibang maghahauac
nang sa cay Claudinang puso sa pagliyag
cundi icao lamáng,
Rol. —poong co'i salamat.
Acricio. Ang sino't alin man dapat na mainguit
sa saráp nang uicang bigay sa pag-ibig
¡ah mañga cuhila,
Leates. =catoto'i pag-isip
acó man sa bagay ay dapat magalit.
Claud. Tatáp mo na ñgayon ang aquing pag-irog
at pagmamahal cong malabis sa loob,
Rol. poong sintá'i hangang hindi natatapos
ang aquing hiniñga'i di macalilimot.
At di mapapaui hangang camatayan
at di mauauala mahal mong pañgalan
sa dibdib co't puso'i parang naquiquintal,
Claud. sa habang panahón quita'i aasahan.
Acricio. Hintáy mañga pusóng tingnan mo Leates
mañga pag uusap nang mañga balauís,
tingnan mo cun ito'i hindi icagalit
nang isang para cong ñgayo'i umiibig.
Dala ni Rolante ang lahat nang tua
at acó'i naiuan sa pagdaralita,
catacsilán pa ñga ang iyong guinaua
nang duduluguin co'i iyóng sinansala.
Tingnán mo cun ito'i di acalang linsád
sa paquiquisama tauong lilo't sucáb,

di mo na nagauang aco'i biguiang lunas
bagcus idiniín sa dalita't hirap

**Leates.** Ualá ca pang turing tampalasang tauo

**Acricio.** ¿anóng it13uturing dito gaua mo?
at hindi nĝa baga itinuturing co
icáo cun sa bagay ang laló pang lilo.

**Leates.** Sucat palamara itóng pagsusulit
icáo bagá nama'i ualang pag-iisip
at sampó pa acó'i ibig mong mabulíd
sa di gauang tauong para niyang nais.

Acó cun sa bagay at umibig palá
sa canino pa mang iyong sinisintá,
aasalin mo rin at hindi sasala
camaliang isip na aquing sinangá?

**Acricio.** Sinoma't cun hindi acó ang ibiguin
pacaasahan mo't aquing papataín

**Leates.** cahanĝalang isip dapat na putulin
at hindi marapat sa danĝal nĝa natin.

**Acricio.** Hatulan mo lilo ang iyong catauan

**Leates.** ito'i di paghatol na aquing tinuran

**Acricio.** at anopa itó tauong tampalasan
ibig mong sabihin yata'i panĝanĝaral.

Asaha't pag di co natupad ang nais
sa cay Claudinang poon nang pag-ibig,
ualang pangyayaring hindi itóng calis
mag aacay nĝayon nang maraming sáquit.

**Leates.** Sa licóng matuid at ganid na asal
nang acó ay hindi nĝayon mapuhunan
at mapilit acóng siya ay patulan
lilisaning bigla itong tampalasan.

**Acricio.** Nalís na sucat at iniuan acó
nang manĝa sucabang pauang manĝa lilo,
ualang sinisinta at ualang catoto
na di nĝayo'i aquin na macacatalo.

Nalís na nagbigla at ang sapantaha
acó sa caniya'i magugulat yata,

capag ang pag-irog sa aqui'i nauala
ay maraming búhay mapapanğanyaya.
Anhin cong isipin ang nacararaan
para nang pagsintang cahinahinayang,
pagdi co na camit ang mahal na camáy
búhay ni Rolante'i siyang catapusan.

## SEGUNDA ESCENA

### Sala de los Cristianos

DOS SILLAS

Salen Polimón, y Menard.

**Polim.** Cayá co nilihim na paquiusapan
ang mahal mong loob bunying duque Menard
dahilan sa sagót nang anác mong hirang,
sa handóg cong sinta'i pauang paalanğán.
Sa paquiramdam co ay uala sa loob,
caya nğa at gayón ang manğa panagót,
sa gayong samo co at niluhog-luhog
hindi nabighani ang bunsó mong irog.
Caya nğa sa iyó ay tinatalastas
bagay na gagauin sa mahal mong anac,
cun sacaling siya ay hindi pumayag
¿anóng mararating nitóng ating usap?

**Menard.** Sa bagay na itó bantóg na Polimón
iyang iyóng puso'i cusang ihinahon,
at di mangyayari ang hindi umayon
ang anac sa isang amang nag-aampón.
Cun ang aquing nasa'i hindi magaganáp
maguing-ama siya't aco'i maguing anac,
cun sa cahihiyan aco'i ilalagac
mabuti pa ngayong búhay co'i mautas.

**Polim.** Sa bagay nang sinta at manğa pag-ibig
nasisíra Menard ang lalong matuid,
totoó't cun ating macuha sa pilit
susunód di hindi mapait sa dibdib.

Caya ang pañgaco'i huag patigasín
at baca ang dulo'i samá ang marating,

**Menard.** haring pinopoón cun ang quing turing
hindi magbabago saan man dumating.
Iibig, iibig, siya at iirog,
sisinta, sisinta, susunód susunód,
at sa pañgaco co'i pilit mararaos
itong iyong pita oh monarcang bantóg.

**Polim.** Sa bagay cun gayón aquin nang asahan,

**Menard.** itaním sa puso't iyong macacamtán,
pag-hindi nangyari ang ganitóng bagay
sa aming dalaua'i may cahihinatnán.

**Polim.** Pasasalamat co'i malabis na lubha
sa tapat mong loób duqueng daraquila,
caya bucód dito sa lahat mong uica
pipilitin co rin ang siya'i maaua.

Salen Rolante Niceo.

**Rol.** Daquilang Polimon sa labás nang reino
hindi birobiro ang dumagsang moro,
at natatalatag madlang campamento
tayo't dili iba ang talagang tuñgo.
Niyaong masasaquim na taga Turquia
dating cataniman nitong lupang Francia,
cayá ang loob mo ñgayo'i magpasiya
sa bagay na itó,

**Niceo.** —nang aming mataya.
At nang tayo nama'i di lubhang maguipit
cun sumalacay man yaong malulupít,
di na sucat nating pagtac-han sa isip
yaong mañga morong lilo at balauis.

**Polim.** Diyata't macapal ang macacahamóc

**Rol.** tunay po monarca itong aquíng sagot
na masusuñgabang sa icatatacot
sa dí birobirong nagsidagsang turcos.

**Polim.** Rolante'i icao rin ang may catungculan
lumabás sa digma nang morong caauay,

dating pangsalot ang tahac-mong tan̄gan
sa alin mang campo nang pagpapatayan.
Dating nagsasabog, dating nag-uaualat,
dating mapag-uagui ang dan̄gal mo't dahás
dating naghahandog nang dalita't hirap
caya n̄ga icao rin ang siya cong atas.
Magpuno sa hocbong dito ay aalis
at icao Niceo mag-ipon nang cabig,
huag na itayong ang ganitong nais
at nang tayo naman ay hindi maguipit.

**Niceo.** Cun ganito'i yarí haring daraquila
ang lubos na iyong pagcacatiuala,
ang puso mo't dibdib ay isapayapa
at narito caming dapat mag-alaga.
Sa bayan, sa moog, sa cetro't corona
sa lahat nang bagay tungcol sa cabaca,
n̄gayon ma't dumating na lumusob sila
loob mo Polimo'i huag mababacla.
Paalam hari cong macapangyarihan,
sa iyo't sa duque at sa napipisan,
ang ating soldados lipuning tunay
na ipananalot sa lilong caauay.

**Menard.** Acó ay sasama sa paquiquihamoc
nang di mamihasa ang sucabang turcos.

**Polim.** cun minamarapat nang mahal mong loob
ay matirá ca na catoto cong irog.

Sale el embajador moro.

**Caríp.** Palasóng inigcás ang siyang caparis
nang tulin nang aming dito ay pagsapit,
cagalan̄gang handóg na ipagsusulit
apóy na aabo't ang nin̄gas sa lan̄git.

**Polim.** ¿At anó hindi na ito mapupugnao,

**Caríp.** hindi na hindi na cundi ibibigay
ang lahat cong nasa,

**Polim.** —cun gayon ay turan
aba-tayo n̄gayon sa laang luclucan.

Ang di nagbabauang mahigpit na poót
nang sultan Lentimar na púno nang turcos
siyang nagpabilin at siyang nag-utos
sa daratning hirap pag hindi sumunód.

Cayong bininyagan ay magsipamíli
sa magandang píta ngayóng hinihingí,
corona'i ialay nang di mangapaui
manga búhay ninyó sa pagcalugami.

Itó ang pasabi't pabílin sa inyó
nang sultang quilabot nang tapang sa mundo
caya nga't cun hindi magsi-amin cayo
ay pacaasahang lulubóg ang reino.

Tatangayín nitóng matalas na caliz
sa hantungang hucay ang mapagsasapit,
anopa't cun hindi masubhan ang galit
ualang mabubúhay nang lahat mong cabig.

Bucód cay Lentimar ang sucat isipin
ang bála nang aquing general Molasém,
mabuti pang cayo'i pumayag sa hiling
nang di mabandíla dito ang hilahil.

At iuauagay-uay sa lahat mong sacóp
ang cucóng pamatay nang saquím na salot,
hindi tutugutan cun hindi maubos
at malibíng cayóng lahat sa himutoc.

Papaghahariin sa lahat mong cabig
ang nangangalísag na poot at bangis
at ang sisilungang pinacatahimic
nang catauan ninyó'i ang amin ding caliz

Cayó'i manganlong ma't sumílong na tanto
sa lílim nang dusa at pagcasiphayo,
cundi idudulot ang inyóng pagsuco
bagcús mag-aalab ang sa turcong puso.

Nang cayo'i hindi na mapugnao sa galit
at mamucsáng lalo ang pagpapasáquit,
ialay sa ninyo yaóng ninanais
nang hindi na datníng ang casaquitsáquit.

Anopa't cun hindi susundin ang hilíng
nang daquilang sulta't general Molasém,
Magsasalimbayan dito at aangil
ang maraming bála at madlang patalím.

Dusa't sacuna, sindác at bagabag,
himutóc, pagtangis, luha at pag-iyag,
ang saquít at boong icapapahamac
sa catauan ninyó'i magtitipong lahat.

Caya mangimi cang dito sumapit
ang asóng masangsang nang ganitong galit,
at baca cun cayo'i siquíg na at guipit
di na macahingá,
**Polim.** — ticumin ang bibíg.

**Caríp.** Ticumin ang uíca, ¿sa bagay ang turing
di ca pinapasoc nang gunita't laguím?
**Polim.** caming taga Francia sa bilís nang turing
ualang gunígunú't di nahihilahil.

**Carip.** Ibang bagay itóng aquing sinasabi,
**Polim.** sa anoman iya'i ualang mangyayari;
**Carip.** baca cun dumagsá ang dusang marami
cayó'i ualang gauín cun di pagsisisi.

At mangagsiluha nang catacot-tacot
saan man sumílong ay susucot sucot,
at ualang iluhang iba pa sa loob
cun hindi ang taglay na pangingilabot.

Di ca pinupucao nitóng gunígunú
at nauíling lubha sa gauang pagtanguí,
cun cayo'i mabalot nang dusang marami
uala nang gagauin cundi ang magsisi.

Lahat nang sacop mo ang pararatangan
sisisihi't saca iingus-ingusan,
yaon ang may utos na aming gampanan
niyaong sultan cong macapangyarihan.

Hanga nang cangina'i hindi macaalís
acó't ninipiguil nang habag na labis

sa caabaabang inyóng masasapit
cun datnín na itóng oras na mapaít.
Habág ang umácay nang aquing pagsamo
at panghihinayang sa binyagang dugó,
cun natitiguis na ngayó't nabububó
sa campong tadhana nang pagcasiphayo.
Cayá mahabág ca daquilang Polimón
sa madláng sacop mo ngayong malilipol,
**Polim.** manga búhay ninyo ang lingapin doón
at huag ang amin,
**Caríp.** — ibahin ang tucoy.
**Polim.** Matay cong piliting sumagui sa isip
cahit isang hilo nitong panganganib,
lalo na't caparis nang lahat mong sulit
quinasasapita'i bagcús pagngingitngit.
Caya humayo ca,
**Caríp.** — icao ang báhala
hindi co mapilit cayó'i masangsala
tandaa't ang dulong inyóng mapapala
sa pagtanguing ito'i susónsusong luha.
**Polim.** Ang aming pagluha'i huag na isipin
at ang búhay ninyó ang alalahanin,
**Caríp.** sucat cang mag-isip,
**Rol.** —huag nang magturing
at cun dito'i ualang pusong malalaguim.
**Menard.** Sa paquiramdam co'i icao ang may tacot
caya ca maulit nitóng cauungot,
**Caríp.** cun ang pagtingin co'i dito mahuhulog
cayo'i malipol na't paminsang masalot.
Ang alaala co'i na sa sa inyo rin
**Polim.** cayó ang mag-isip cun anóng gagauin,
at ang iyóng turan sa sultang nagbílin
at sa general mo, cami'i may patalím.
**Caríp.** Diyata at ito ang pamamangcaan,
**Polim.** óo, humayo ca,
**Caríp.** —sa aquing paghacbang

napiguil nang aua at parang nahambál
**Rol.** maulit cang lubha namang pagsabihan.

**Caríp.** ¿Diyata ang laguím, ang sindác, ang tacot
at ang sarisaring ipaghihimutoc,
hindi sumasagui't hindi cumucutóg
sa hiningá ninyóng ngayo'i matatapos.
Ualang gunígunï cayó ni bahaguia,
ualang lingon lingon nitóng pag-uiuica,
bago'i daratíng na ngayo't sasagasa
ang ualang pitagang himutóc at luha.
Di na iniisip itóng mangyayari
sa hiningá ninyò at daratníng hulí,
nagsusumicat na sa aming alfange
ang talím sa inyóng búbay na puputi.

**Polim.** Huag ang ganitong dusa at sigalot
ang iyóng sabihin ngayon at iungot,
cundi ang hirap pa nitong sangsinucob
ang ihatíd dito aco'i ualang tacot.
Magcalubidlubid ang hirap at dusa,
magcaramay-ramay itóng boong Francia,
magcalagotlagot ang tangang hiningá
di paguiguitauin cayong taga Turquia.
Ang lahat nang iyong sabing itinuríng
masasayang lamang ualang mararating,
ualang masasapit cun sa ganang amin
cun hindi magdaang lahat sa patalím.

**Rol.** Caya humayo ca't ito'i siyang turan
sa nagpaparitong sultan mong Lentimar,
gayondin sa inyong bantog na general
na di umaamin caming bininyagan.

**Menard.** Dito'i hindi naman culang nang lalaqui
na dating bihasa sa pamamayani,
may manga handá ring pamucsang alfange
caya nga huag mong daanín sa sabi.

**Caríp.** Cayo ang bahala cun ayao pasauay
**Polim.** ang catauan ninyo'i siyang pag-ingatan,

**Carip.** cun may gunitá rin caming catacután
di na mag-iisip nang ganitóng bagay.

Guerrang ualáng hangá, guerrang susonsusón,
guerrang ualang mulat, guerrang patongpatong,
guerra at guerra rin ang daratnin ngayón
sa hindi pagpayag ninyó at pag-ayon.

**Polim.** Sa ano't anoman ngayon ang masàpit
cahima't ang lupa'i siyang maguing langit,
cun sa pita ninyo't manga iniisip
ualang pangyayaring pumayag ang dibdib.

Caya humayo ca't maghintay sa campo,
**Carip.** óo't ihanda na ang puputlíng ulo,
**Polim.** nagagayac cami at asahan ninyó
itong pagsasalot nang búhay nang turco.

*Se ván en distintas puertas y sale Claudina.*

**Claud.** Mulang si Rolante'i punong iniatas
sa hocbong tutungo sa manga calamas,
ang puso co't dibdib ay di mapanatag
sa gunitang baca siya'i mapahamac.

Di naman macuha sa hirap cong yari
macausap baga siya nang sarili,
nang aquing maturan lamang at masabi
ang nasa ni amang ibig na mangyari.

Ang inauungót na palagui ngayon
ang aco'i pacasal sa haring Polimón,
mangyayari cayang itó ay malulón
nitóng aquing dibdib ang mabisang lason.

Cun sundin si amang pacasal sa hari
sintang si Rolante ang magpipighati,
matiis co cayang siyang malugami
ang ilao nang aquing madilim na budhi.

Sa ano't anomang bagay na masapit
nang macacalaban na manga árabes,

sa búhay cong itó ay hindi masáquit
huag lamang itóng aquing iniibig.

Cayá nĝa sa aquing lubós na pagcasi
ualáng may halagá cundi si Rolante,
na cahit pisanin ang madlàng lalaqui
binubucód siyang na sa dilidili.

Sale
**Menard.** Ang sisinĝapsinĝáp na ama mo bunsó
sa caralitaan dahil sa panĝaco,
ualáng iba acong mahiling humanĝo
liban na sa iyong mahabaguíng puso.

Inaanod mandin aco't tinatanĝay
nang matuling agos nang caralitaan,
dahil sa panĝacong aquing nabitiuan
sa mahal na haring cayo'i pacacasal.

At di baga itó'i uica co sa iyo
at uala ring ibang daratnin ang tauo,
tungcól nabubúhay sa balat nang mundo
cundi mag-asauang para nang hinĝí co.

Caya ang puso mo bunsó ay igayác
yayang ang nasa co'i di mali sa hagap,

**Claud.** amang pinopoón ang hinĝí co'i tauad
sa madláng uica mo at ipinahayag.

Malayong malayo sa puso co't dibdib
ang hasic nang mundong iyong ninanais,
sacá na pó ama arao cun sumapit
sundin si Polimón sa nasa at ibig.

**Menard.** Tipán co'i yari na bunso co Claudina

**Claud.** amang pinopoón lubhang namali ca,
cun aco ay iyong tinalastás muna
natantó mong itó'i hindi co pa píta.

Pagtuturing mo na't pagbicás sa labi
pinipilit sanang lanĝapin sa budhí,
anóng gagauin mo'i cahima't aglahi
hindi co malulón itong iyong hinĝí.

Palibhasa'i hindi nunucao sa loob
**Menard.** huag patibayin ang ganitóng sagót,
cailan ma'i ang iyong puso ay iirog
umibig na ngayo't sa aqui'i sumunód.

**Claud.** Ama ang pagsinta'i di naipipilit
**Menard.** tunay itó bunsó't aquing nababatid,
ang nagtaboy nitó at bilang naghatid
ang luhog nang hari't manga pamamanhic.

**Claud.** Dito'i hindi culang nang dapat mapíli
may dangal, may ganda't manga anac bunyí
siya na pó amang ituro sa hari
at huag na acó...
**Menard.** —bunsó'i namamalí.

Sino pa ang iyó cayang hinihintay
na maguing-asaua sa sangsinucuban,
para nitóng isang haring natuturan
na Polimong bálot nang capangyarihan.

**Claud.** Yáman man at dangal, cetro ma't corona
hindi hinahangad nang loob co ama,
sa hinihiling mong aco'i mag-asaua
dini sa púso co'i lubhang malayo pa.

**Menard.** Diyata't hindi ca susunód sa aquin
**Claud.** amá ang nása mo'i hindi pinupuíng,
dapua't sa iyóng manga hinihiling
malayo sa lóób at di maaamin.

**Menard.** ¿Tunay Claudina?
**Claud.** —tapát amang poón
**Menard.** tampalasang anác ibahín ang tugón,
anomang masapit susunód ca ngayón
sa lahat cong nasa at di mauurong.

Míli sa dalauá tampalasang anác
sa icaó'i sumunód ó caya mautás,
**Claud.** ama sa banta co iya'i hindi dapat
ipílit na dalhin ang di malalangáp.

**Menard.** Anong cabigatan cayá nang sumuñód
**Claud.** hindi co macaya't ualá pa sa loob,
**Menard.** ngayo'i pagpilitang sa puso'i ipasoc
sacsí co ang gatas na iyong inutót.

**Claud.** Ama'i ang di úcol cahima't sa anac
hindi nararapat ngayóng ipalangáp,
**Menard.** ang iyóng aralan tampalasa't sucáb
iyáng catauan mo,
**Claud.** =¡oh nasauing palad!

**Menard.** Maghimutóc ca ma,t anoman ang gauin
ualáng mangyayari cun hindi ang aquin,
magcahalobilo't magcasapinsapin
dúsa't camatayan acó ang susundin.

**Claud.** Ay amang amà co baquit bagá baquit
sintáng di co nása ay ipinipilít,
anong pangyayaring malangáp nang dibdib
cahit camatayang tunay ang masapit

Mahangay habulin sa campóng tadhana
general Rolanteng aquíng minumutiya,
at sasabihing co ang matinding bála
Sale. nang hari't ni amang nagpaparalita.

**Acricio.** Ang sinag ni Febong lubhang maliuanag
iniaalay co sa bacás nang yapac,
**Claud.** cun bagá't sumí-id sa tubig na alat
ang caliuanagan siya co ring bayad.

¿Anong iyóng náyon mabunying Acricio?
**Acricio** ang binhí nang dibdib ay ilulungoy co,
na cun mangyayari sa camahalan mo
ang aquing pag-ibig caya naparito

Ualang ibang nasa acó sa panimdim
cundi maihandóg ang aquing pag-guiliu,
at cun matatap na saca co habulin
ang hocbong lumabás sa cabacang tacsil.

Caya sa ilalim niyaríng paglilingcód
ang aquing pag-ibig ang inihahandóg,

ang buntong hiningá ay naquiquisagót
pagpapaquilalang tunay na pag-irog.

**Claud.** Ipagpatauad mo ang ganitong tucoy
at uala sa loób. . .

**Acricio.** =¡Ay Claudinang poón!
¿diyata at iyong matitiís ngayon
ang aquing pagsintá na lumungoylungoy.

¡Ay abang abá co! anóng laquing hirap,
anong laquing dusa, anóng samang palad.
sa dinaing daing at luhang nanatác
bucód ca na poon ang di mahahabag!

Halina guiliu co't iyóng caauaan
ang aquing pagsuyo. . .

**Claud.** =tauong tampalasan,
¿acó ay anó mo at aanyayahan?

**Acricio.** ligayang pangdugtóng nang abá cong búhay.

**Claud.** Umilag ca ngayon hayo na't umilag
tauong ualang bait na maquipag-usap,
acó ay hindi pa tantóng lumilingap
guinaganitó na ang manga pagtauag

**Acricio.** Ito ay talagang palayao na capit
sa camahalan mo poon nang pag-ibig,

**Claud.** cun quita'i patulan tauong ualang isip
acó rin ang siyang lulubóg sa amis.

**Acricio.** Pusóng na babaing catacsíltacsilan
sa iyong guinauáng inasal sa búhay,
pacanilayin mo't aquing tatapatán
nang sanát na ganting úcol carampatan.

Aquing hahabulin lamang itóng hocbó
magpacaingat ca pagdating co rito,
pilit sisilabin ang tangang búhay mo
sa apóy nang balang nag-aalimpuyo.

Itó'i tandaán mo't itaním sa isip
huag mong limutin babaíng malupit,

sa iyong paghabàg sa aqui'i paglait
natatuntóng ca na sa tapát na guhit.

## Sala de los moros.

Salen Lentimar y Mereida.

**Lentimar.** Sa aquing acala'i lalong bumibigát
saquít ni Ostaric Mereida cong liyag,
tungcol nasasacóp nang Turquiang ciudad
ualá nang médicong hindi nacahauac.

Hindi rin mangyaring tamaan ang saquit
nang anomang gamót na iquinacapit,
bagcús lumalalá caya't yaring isip
balisang balisa't hindi matahimic.

**Mereida.** Aling luha caya ang di tatagactac
sa asal nang bunying príncipeng may hirap
ó baca anaquin ipinangingilag
sa camahalan mo ang gayong bagabag.

**Lentimar.** ¡Ay! Mereidang poón cun magcagayon man
sa bagay di co na dapat ipagdamdam,
anac matitiis ang isang magulang
nangyayari yao't siyang caraniuan.

Ang ama ay hindi titiis sa bunsò
malicmatang isip at lubhang malayo,
at pitic man lamang oh gunitang biro
di matatalicdan ang dugó nang puso.

Ito'i cun caya mo yata itinuring
talaga Mereidang pagsuboc sa aquin,

**Mereida.** daraquilang sultan di sucat banguitin
ang ganito't di co hangad ang magtacsil.

**Lentimar.** Mereida, Mereida, sa quilos mong iyan
nahahalata cong may galit cang tangan,
anong dusa ito Lentimar, Lentimar,
saan ca tutungong hindi camatayan.

**Mereida.** Sínong di magdamdam at hindi mahapis
sa talas nang iyong binitiuang sulit,
ano't susubuquin nang mahal mong dibdib
di baga dapat mong tingnán si Ostaríc.

**Lentimar.** Tinitignán siya't tinitingnán ca rin
**Mereida.** acó'i di nahingi na iyong lingapin,
Lentimar, Lentimar,...
**Lentimar.** —poo'i patauarin
cun may galit ca man sa na ipagturing,

**Mereida.** Óo dapat nangang tauad ang ilúhog
at nadusta mo na aco at naayop,
¡ay Mereida ay!...
**Lentimar.** —ang hiningang capós
dito sa haráp mo ngayó'i malalagót.

Upang macagantí acó't macabayad
sa namaling sabing di mo minasaráp,
**Mereida.** sa para co bagang isang imbi't hamac
di cun maayop na'i lúhog ang pamayad.

Cun aco'i mataas na para mong sultan
at isang monarcang macapangyarihan,
ang munting masabing salitang mahalay
agad mapapalít nitóng camatayan.

Nguni't acong yari'i ualang magagaua
baquit babai na'i mahirap pa't duc ha,
cahit pag-uicaan nang isang daquila
sucat nang pang-ganti ang lumuhaluha.

**Lentimar.** ¡Ay Mereidang poon! itiguil sa bibíg
ang bigcás nang sabing palasóng matúlis
na nagpacong lahat sa aba-cong dibdib
na di maiuasan...
**Mereida.** —cay laquing pag-ibig

Pag-irog mo pala i ipinagmamahal
ang casaquitsaquit na uicang mahalay
na di malalangáp sa puso ninoman
siya mong sa aquin ay pinapapasan.

**Lentimar.** Sucat na Mereida itong hinanaquít
**Mereida.** sucat nanga óo't iyo nang naisip,
uala ca na yatang mauicang masaquít
cayá aco'i di na ibig mong magsulit

Icao'i isang púno anong di pagsunód
lalo't sa para cong iyong nasasacóp,
ay profetang mahal.
**Lentimar.** —himalang alindóg
carangala't lahat ngayo'i matatapos.

Acóng yarí ngayo'i hindi na Lentimar
di na matatauag nang tauag na sultan,
ni itong Turquia'i hindi co na bayan
at ang palacio co'i ang tacdang libingan..

Di na susunungin ni itóng corona
aanhin ang búhay cun uala nang sinta,
uala na ang anac, uala pang Mereida,
mamatáy na aco'i lalong mabuti pa.

**Mereida.** Caquilaquilabot na sumpá mo'i sucat
**Lentimar.** cun ualáng Mereida acóng matatauag,
uala ring Lentimar..
**Mereida.** —cun aco ang lunas
halica't lumagóc nang aquing paglingap.

Acó na ang siyang maturang mamatay
cun ang magdurusa ang aquing Lentimar,
**Lentimar.** bahagharing uicang sa bibíg mo'i nucál
gumuhit sa langit at sa aquing buhay

Halica na sinta, halica na liyag.
sa trono nang aquing pusong tumatauag,
**Mereida.** dibdib co Lentimar ay dating maluag
capag-naquita cang na sa paghihirap.

**Lentimar.** Diyata poóng co ..
**Mereida.** —manalig cang tunay
at cun naguing iba't di icao na icao,
euan cun matútong quita'i pagbalican

**Lentimar.** cay saráp na uicang catamistamisan.
Ganda palibhasa'i siyang nag-uutos
cumilos man lamang ay nacalulugód,
mitiu nang salita't bumigcás nang sagót
nacapagbibigay luag niyaring loób.
Baca may galit pa Mereida cong guiliu
**Mereida.** cun aco'i guiliu mo quita ay guiliu rin,
halica na sinta...
**Lentimar.** — masayáng bituín
natutungtóng aco sa celeste Edén.
Ganito na lamang sa capalaran co
ang dapat luhuran nang tauo sa mundo,
yacapin mo poon...
**Mereida.** alinsunod aco,
at tatalimahin ang lahat mong gusto.

## TERCERA ESCENA.

---

### SELVA

Salen Rolante, Niceo, Acricio, Leates y soldados;
como de guerra.

**Rol.** Dito na huminpil tayo at maghintay
hocbó nang lilong tacsíl na caauay,
calasaguin ninyó sa pagpapatayan
ang tibay nang puso't huag masisilao.
Itó ang tangi cong ipinagbibilin
sa inyóng guerreros at sama cong angquin,
hangang cumacapál ang cabacang tacsíl
ang lacas at tapang lalong pasiglahín.
**Niceo.** Dati ninyóng batid naman at talastas
acó cun sa turco'i hindi nasisindac,
bagama't sa bílang maraming di hamac
sa tapang ay uala't pauang manga duag:

**Acricio.** Itó'i hindi mo na sucat na sabihin
cun sa aming púso'i natatahò namin,
marami sa bílang ang turcos na tacsíl
ualáng mangyayari tungcol sa patalím.

**Leates.** Di pa nacucuha ang maquipaglamas
inaagapan na ang gauáng pagtacas,
anoman ang capal at ganitong lahat
Sale. ualang masasapit cundi ang mautas.

**Claud.** Di inalintana nang pagcababai
ang tiníc at sucal sa bundoc na yari,
pagnanasa lamang na maipagsabi
casasapitan co oh sintang Rolante.

**Rol.** Si Claudina itóng aquing natatanao
anóng bagay caya mahangay lapitan,
¿baquit napuputós nang pighati't lumbay
ang muc-ha mo sintá, anó ang dahilan.

Tinahac ang sucal nang parang at yungib
di inalintana ang madlang panganib,
ang bagay na itó'i di mo na inisip
sa cabuhayan mo ang mapagsasapit.

**Claud.** Dito matataya nang mahal mong loob
Rolante cong casi ang aquing pag-irog,
sisisihin mo pa yaring paglalagós
na aquing nilamay sa sucal na tumoc.

**Rol.** ¿Sisihin ca poón? maling sapantaha
bagama't ipanhic sa langit ang lupa,
cun tunay na itó'i'iyóng magagauá
di ca masisisi cahit isang uica.

**Claud.** At sino sa lagay ¡oh Rolanteng ibig!
ang hindi tatahac anomang panganib,
cahit sa salansan nang talim nang caliz
paghahanapin ca't uusiguing pilit.

At ipatatatap ang hingi ni ama
sa haring Polimóng aco'i mag-asaua,
anóng pangyayaring aquing macacaya
ang bagay na itó'i di co ibig siya.

Itóng cay Claudinang puso sa pagcasi
ualang nalululan cundi si Rolante,

**Rol.** hindi na tatalab ang lilong alfange
sa buhay co't dahil sa iyóng sinabi.

Síno caya poóng di maliligaya
sa tapat mong loób casi cong Claudina,
si Rolante nama't hangang may hininga
sa mundo'i uala nang babai pang iba.

Ualá cundi icao, icao aquing liyag
icao salaminan nang lahat cong hirap,
icáo sa púso co'i capagca nabasag
nadúrog sa aquin ang sangmaliuanag.

*Tambor adentro al son de guerra.*

**Rol.** Yaón ay guimbal na...
**Claud.** =hintay ca Rolante
**Rol.** Claudina cun dito'i anóng mangyayari
piguilin mo acó ay lalong malaqui
ang capanganiban bucód sa pagcasi.

*Acércanse Acricio y Leates á Rolante.*

**Acricio.** Mabunying general di mo naririníg
ang tauag nang guimbal...
**Leates.** =huag cang maniíg
sa layao nang sinta't tayo'i maguiguipit
**Acricio.** ngayo'i hindi oras nang manga pag-ibig.
**Rol.** Hayo na at aco ay inyong casunod
**Claud.** paglinisan acó búhay co'i natapos
Rolante cong sinta...
**Acricio.** =dibdib co'i sasabog
sa pananaghili at sucal nang loob.
**Niceo.** Acricio, Leates, anóng bagay baga
sa tayó sa hocbo cayo'i nabalisa,
**Leates.** dahil sa general sinusundan siya
**Niceo.** aco'i nariritong pangalaua niya.

**Rol.** Itó'i pangalauang pagtauag nang guimbal
nang tanang malupit na manga caauay,
casi cong Claudina'i sandaling maghintay

**Claud.** mamamatay aco pag-iyong iniuan.

Icao lamang ngayon at uala nang iba
ang linacbay rito't hinangád tinica,
saca nang palarin na quita'i maquita
baquin tatalicdan at iiuan mo pa.

**Acricio.** ¿At anóng ibig mong gauin pa sa iyo?

**Claud.** huag cang sumagót tampalasa't lilo,

**Leates.** tayo'i maguiguipit nang cabacang hocbo

**Niceo.** di magcacagayon naririto aco.

**Acricio.** Leates ang dapat na ating asalin
iuan itóng hocbo't sa hari'i sabihin,..

**Niceo.** manga ualang isip na casamang tacsíl
anó at ganitó cayá ang gagauin.

Sa ualáng halagà manga malulupit
cayo ay hindi na marunong magtaquip,
ang lumayó rito cahit isang piquít
aquing tatambingang puputlang nang liig.

Di ito'i lalaquing atin ding capua,
ano't di matacbán sa camunting sira,
ipapahamac pa baquit anó cayá
at ang hinahangad ay mapanganyaya.

Tayo'i pa sa campo't hintin ang calamas

**Acricio.** ang pagca-inguít co sa gauang pagliyag,
mahiguit sa búhay...

**Leates.** =bucód na may galác
general Rolante cay Claudinang diläg.

*Vuelven todos á sus lugares.*

**Rol.** Batid mo na ngayon at naquita rito
cun ualang mag utos na puno ang hocbó,
guló't ualang husay, caya tulutan mong
aquing maihanay lamang ang soldado.

Claud. Diyata Rolante't mahal pa sa aquin
ang hocbo caya nga't siyang uunahin,
Rol. camahalan nito'i sa puri rin natin
cun mapanganyaya'i mahalay sa tingin.
Claud. Aco ay huag mong lisanin sa títig
Rol. cun lisanin ca ma'i molí ring babalic,
Acricio. babaing masamá. . .
Leates. =babaing malupít
Claud. cun datnan mo acó'i bangcay na malamíg.
Rol. ¿Baquit aquing poón?. . .
Claud. =óo manalig ca
baquit ang hinagpis ngayong pangalaua
sa búhay co't puri ay minahal mo pa
ang campo at hocbó nang paquiquibaca.
Rol. Danga't catuirang lumagpác sa aquin
ang lahat nang sisi't manga uiuicain,
cahit patongpatong na pagcahilahil
ang dumating dito'i di ca lilisanin.
Aquing catungculan sa lagay na ito
ang pamamahala caya payagan mo
maihanay lamang ang dalá hocbó
Claud. pag-iniuan ngayo'i mamamatay acò
Acricio. Bitiui bitiui ang general namin
Leates. itó'i di panahón nang manga pag-guiliu
Niceo. cahíma't panahón nang pagcahilahil
cayo'i pa sa tayó't huag manga laguím.
Claud. ¡Ay casing Rolante. .
Acricio. =cay saráp na tauag
sa paninibughó aco'i mauutás,
Claud. huag mong iiuan...
Leates. =balang ipahayag
matibay na púso nami'i mauaualat.
Rol. Itó'i pangatló nang tauag nang cahamoc
hintay ca Claudina...
Claud. =Rolante cong irog
ang aquing hininga'i pilit matatapos,

Desmáyase en los brazos de Rolante.

**Rol.** maghunos dili ca liuayuay ni Venus.
**Acricio.** Tacsil na babai...
**Leates.** =¡ah! babaing sucáb
VOZ DENTRO. salacaying bigla ang lilong calamas
at huag tugutan cun hindi mautas
**Niceo.** manḡa soldados co'i huag malilinḡát.

Se avansan los tres al mismo tiempo sin tocar la musica hasta adentro, y Claudina vuelve en si como aturdida.

**Claud.** Itangól mo lanḡit cami sa sacuna
**Rol.** ang loob mo sinta'i huag masisira
**Claud.** saan icacanlong ang búhay cong aba
**Rol.** tingnan mo na itong pagcapanḡanyaya.

Salen peleando Acricio, Leates y los soldados contra Carip y Loked con sus soldados.

**Acricio.** Di rin natitinag ang ating general
sampó ni Claudinang babaíng sucaban,
**Leates.** babaing malupít di mo pa payagan
tayo ay guipit na nang lilong caauay.

**Loked.** Anó at hindi pa cayo magsiluhod
sa talim nang aming caliz na panalot,
**Carip.** capag nanatili sa tigás nang loob
ang maguiguing dulo búhay ay matapos.

**Acricio.** ¿Cami ay sumuco? ticumin ang bibíg,
tingní ang dalaua't di natitigatíg,
**Leates.** yaring aquing púsong lubhang nagsisiquip
igaganti co na sa morong balauís.

Pelean y mueren los soldados cristianos.

**Rolante.** Pucsá na ang cabig Claudina'i titigan
bitiuan mo acó't nang masaclolohan,
**Claud.** at aco'i saan mo ilalagac naman
**Rol.** sa alin mang suloc dito'i manḡanlunḡan.

**Carip.** Sulong manga turco't uala nang pagsala
tatamuhín natin ang boóng victoria,
**Acricio.** tingnan mo Rolante tayo ay siquí na
**Loked.** hulihin na sampuóng babaing casama.
**Leates.** Tayo ay uala nang magagauang tunay
at pucsá nang lahat ang soldadong abay,
anóng na sa loob mabunying general
**Rol.** ay ating lusubin ang lilong caauay.
**Carip.** Cun cayó'i guipit na'i ano pang gagauin
**Rol.** ualang guipí'i lilo sa aquing patalim,
**Loked.** yayang nagpipilit Carip ay lipulin
**Acricio.** sala nang general cun cami'i mailing.

Pelean todos menos Claudina, y huyen los moros hasta adentro y vuelve Rolante.

**Rol.** Cundi ca liligpit casing iniirog
at abuluyan co ang paquiquihamoc,
ualang salang hindí tayo ay maayop
na talunin nitong tampalasang turcos.
**Claud.** Oo hayo ca na't ibangon ang dangal
**Rol.** cundangan Claudina't icao ang dahilan
hindi malulupig nang lilong caauay
ang hocbo't atin din ngayon ang tagumpay.

Salen peleando Niceo contra Molasem.

**Molasém.** Icao ay hindi pa nag-iisip-isip
sa capahamacang iyong masasapit,
bangcay ay naghalang nang lahat mong cabig
di ca pa sumuco sa harac cong caliz.
**Niceo.** Maling pagtuturing ang acó'i sumuco
tingnan mo't quilanlin ang bató cong puso,
ito cailan ma'i hindi umaamo
sa campo nang guerra, quilanlín mong tanto.

Pelean y paren.

**Molasém.** Hindi co isa man magapi ang tigas
nitong tampalasang aquing nacalamas,

**Niceo.** naquilala mo na ngayo't natalastás
ang lubhang bayaning pamatay cong tabac.
**Molasém.** Ang naquiquihamoc ualang ibang dala
cun hindi mamatay ó ang magvictoria,
**Niceo.** icao ang bahala cun ang iyong píta
mapatíd malagót ang tangang hininga.

Pelean y queda agarrado Molasém á los brazos de Niceo.

**El mismo.** Mabuti pa lilong huag cang cumilos
nang di ang buhay mo ngayon ay matapos
**Molasém.** mahanga'i maturang hininga'i malagot
huag nang masabing bihag ng cahamoc.
Bitiuan mo lilo bitiuan, bitiuan,
abata sa campo't tayo ay maglaban,
**Niceo.** huag cang magpilit nang hindi mamatay
sa caliz cong ualang aua at pitagan.
**Molasém.** Oh saliuang palad na aquing narating
oh caaba-abang búhay na nairing,
ang iyong nasapit aba mo Molasem
sa mahal mong sultan!...
**Niceo.** =huag nang magturing.

Salen peleando Rolante contra Caríp y Loked.

**Carip.** Nag-iisa ca na bayaning general
ano't nagpipi it caya nang paglaban,
**Loked.** ang masasapit mo ngayo't cararatnan
sa hindi pagsuco i mapatid ang búhay.
**Rol.** Hindi co ibig ngayon ang sumagót
nang anomang bagay manga lilong turcos,
sa balang nasa co'i sa inyo ihandóg
camataya't hirap na catacot tacot.

Pelean y mueren los soldados moros y salen Acricio y Leates.

**Acricio.** Sulong at guipit na ang lilong cabaca
**Leates.** at atin na ngayon ang boong victoria,

**Carip.** tayo ay umilag sa tangang espada
nang lilong general na ating cabaca.

**Loked.** Nag-iisa-isa ang lilo at tacsil
ang calac-hang hocbo natin ay sinupil,

**Rol.** capagca-nagpilit sa aquing patalím
cayong lahat dito'i tutugpa sa libing.

Pelean todos hasta adentro y sale Claudina

**Claud.** Ang maalingao ngao na tabil nang sabi
naguing lobong saquím sa pamamayani,
sa guitna nang campo ang aquing Rolante
at nagpaquilalang nagbangon nang púri.

Magcabicabila'i nangaglulusutan
ang nagsisitacas na morong sucaban,
caya nanganganib yaríng calooban
na baca sacaling dito'i maraanan.

Nariringig co na ang famang malacás
nang pagvivictoria nang casi co't liyag,
cayá ang loob co'i lubhang alapaap
sa di birobirong morong tumatacas.

En esta salen Caríp y Lokéd.

**Caríp.** Mabuting panahón catoto cong sintá
mauuing bihag ang bunying duquesa

**Loked.** tunay at bagaman natalo ang guerra
may naguing capalít dalagang magandá.

**Caríp.** Abata duquesa sa Turquiang bayan

**Loked.** at huag tumutol nang anoman lamang,

**Claud.** abang abang dibdib, abang abang buhay
aba't ang nasapit ang iniilagan.

Inyong ipatauad sa lagay cong yari
huag nang bihaguin...

**Carip.** —hindi mangyayari,

**Claud.** ¡ay saliuang palad! tingnan mo Rolante
itong napagsapit nang búhay cong imbí

**Loked.** Lacad na't nang hindi tayo ay abutin
nang manga caauay na lilo at tacsil,

**Claud.** acó'i huag ninyong lubhang gahasain
at cayo'i mahabag...
**Loked.** —anóng ititingin.
Cayong bininyagan ay hindi lumingap
sa general nami't inauuing bihag,
cami pa sa iyó ngayón ang mahabag
caya halica na at biglang lumacad.
**Claud.** Mangaghunos dili cayo at mahapis
sa lagay cong ito ..
**Carip.** —sínong ualang isip,
ang magpapatauad sa mahal mong diquit
saan man ilagay icao'i magagamit.
**Loked.** Lalo sa pagsinta at pagsuyong tunay
iirog na pilit ang sino't sinoman,
caya aba-tayo at nang maialay
ang dilag mong ito sa yapac nang sultan.
**Claud.** ¡Ay abang aba co! ¡ay sa laquing hirap!
lingunin mo langit ang dusta cong pálad
balang silungan co ay pagcabagabag
sa lagay na itó...
**Carip.** —tayo'i magluluat.
**Loked.** Caladcarin siya't nang tayo'i madalí,
**Carip.** pagsabi duquesa, sasama ó hindi,
**Claud.** patauarin ninyó ang aba cong budhí,
**Loked.** ualáng pangyayari ang pita mo't hingi.
**Carip.** Abata catoto't caladcarin siya

Agarran ambos las dos manos:

**Loked.** nang di nag-uulit at daming uica pa,
**Claud.** bitiuan na ninyó't acó'i lalacad na
**Carip.** cun gayón ay háyo at magmadalí ca.
**Claud.** ¡Ay abáng abá mó! Claudina ay sáan
saan ca tutungong hindi cahirapan,
Rolante ang aquing nasapit na búhay
paua bagáng icao ang naguing dahilan.
**Loked.** Marami ca palang sasalitain pa
**Claud.** ualá at sa ngayón acó,i, lalacad na,

**Carip.** sintá cong catoto ay magmadali ca
bacá magsihabol ang lilong cabaca.

*Salen Rolante, Nicéo, Acricio, Leates y los soldados, y Molasém como cautivo.*

**Rol.** Yayang ang tagumpay sa lilong calamas
nangyaring naabót natin at nayacap
ang bagay na ito'i ipagpasalamat
sa may auang langit at lubhang malingap.

Lubós na biyayang dumating sa atin
dapat ipagpúri ngayong sapinsapín,
upáng mamalagui sa ligaya't alío
táyong taga Francia't sa tua'i buhayin.

**Niceo.** Calaquilaquihang biyayá sa pálad
catungculan nating ipagpasalamat,
lalo na't nagdiuang sa paquiquilamas
na para nang ating nasapit na lahat.

**Acricio.** Cun maquiayon man yaring aquing budhi
ay magsusumbong din pagdating sa hari,
sino caya ngayón ang di mamalagui
sa caligayahang di hamac at munti.

**Leates.** Pagdating sa reino Rolante'i pag-ingat
at ang iyóng lihim aming ihahayag,
icaliligayang hindi hamac-hamac
nang hari ang ating iouing bihag.

**Molasém.** Malaquing di hamac ang tuá't ligaya
nang nagsipanalo ngayóng nagvictoria,
bucód acó lamang diyata Mahoma
tanging ang búhay co ang pinapagdusa.

**Rol.** Piling mararahas na aquing guerreros
magpasiya cayó nang na sa sa loob,
lumacad na tayong sa reino'i pumasoc
oh magpahapon nang Arao ay lumubóg.

Hangád din nang púsong dito ay malagac
dahil sa sinta cong hindi natatatap,
saán dáco caya ito napalayas
na tutunguhin co nang manga paghanap.

**Niceo.** Di na cailangang si Fébo'i sumisíd
sa linulubugang maalat na tubig,
tayo'i lumacad na't nang biglang sumapit
taglayín nang lahat ang viva sa bibíg.

**Todos.** Vivang dugtóngdugtóng ang reino ng Francia
**Rol.** mabúhay ang lahat sa tua't ligaya,
**Molasém.** acóng aco lamang sa dálita't dusa
siyang nalalagac ngayóng nag-iisa.

**Rol.** Cun ang inyóng nasa'i lumacad na ngayon
acó namang yari'i cusang umaayon,
**Todos.** vivang ualáng mulat, vivang susónsusón
mabúhay sa tua ang haring Polimón.

*Se ván todos menos Rolante.*

**Rol.** Quinusa nang aquing púso ang malagac
dito't hahanapin ang cási co't liyag,
ang loob co't dibdib laguing tinatauag
nang gunitáng bacá siya'i napahamac.

Sa lugar na ito'i iniuan ang casi
anó cayá't ualá ¡abá mo Rolante,
cun mauala itó'i sínong masisisi
ualá at aco rin aco ngang sarili.

Acó ang malupit, aco ang masama
acóng aco óo, acó ang cuhilá,
acóng yarí ngayón acó palibhasa
ang hindi naquing sa nais niya't nasa.

Ay Claudinang irog ay Claudinang sinta
saán ca naroón acó'i narito na,
alin mang lingapin niyaríng manga mata
ualá ang hanap co at hindi maquita.

*Entra en la derecha y sale en la izquierda.*

Ualá at uala rin aquing nang nasuót
ibabá't itaás nang guinalang bundóc
yungib na masucal at alin mang súloc
hindi rin maquita ang casi co't irog.

Ito nğa Rolanteng búhay mong nasapit
uala na, uala nang sucat macaparis,
daíg mo pa ngayon sa pagcacasáquit
yaong linubugan nang Arao sa langit.

Arao man sa langit lumubóg sa aquin
ay di pa gayari hirap na babathin,
hiling ni Claudina'i cun iyong inamin
di mapapahamac at mahihilahil.

Aco nğa ang sucab aco't dili ibá,
aco nğa ang pusóng at cun si Claudina,
sinunod sa hiling di napalamara
¿síno ang cuhila? ¡di acóng mag-isa!

Acó ang malupit, acó ang sucaban,
acó ang balauis ngayon pa nagdamdám,
gauá mo Rolante'i pauang catacsilan
sa casi mo't sintang dapat na igalang.

Dito co iniuan ang Venus nang diquit,
dito rin nauala ¿mauaualat baquit?
hindi mauauala ay casi co't ibig
ipaquiquita rin nang may auang langit.

Hindi mauauala ¿nahan si Claudina?
si Claudina'i baquit hindi co maquita,
dili cun sa bagay ngayon ay uala na,
uala nanga óo at napalamara.

Cayó ang may sala morong malulupit,
sa naualang dilág na nabá sa langit,
paasahan ninyó na sa aquing galit
palilitauín co sa talas nang caliz.

Iiuan co muna ang madlang hilahil
dito sa naualang Claudina cong guilio,
victoriang nanalo'i aquing hahabulin
ang tanang catoto'i nang di may uicain.

## ACTO 3.º

### Sala de los Cristianos

Salen Polimón, y Menard.

**Polim.** Pagdating nang hocbong na galing sa guerra
bunying duque Menard na catotong sintá,
ang ipinag-usapa'i ating ganapin na
na macasal aco sa sintang Claudina.

Caya magpasiya ang mahal mong loob
sa bagay nang aquing ipinaglilingcod,
**Menard.** ano cayang dapat na aquing isagót
siya caya baga'i may di pagcapoót.

Sa guinaua nitong sucaban cong anac
umalis nagtanan na di co natatap,
**Polim.** catoto ay baquit at di ca mangusap
diua ang hingi co'i iyong minabigat.

**Menard.** Hindi sa ganito haring pinopoón
ang bagay nang di co baga icatugón,
di mo natatanto ang guinaua ngayon
pag-alis nang sucab na anac cong pusóng.

Nasalicsíc co na sa hinahaphanap
ang binilogbilog nang Franciang ciudad,
hindi co isaman mabungó ang sucáb
na cun aling lupa ang siyang linacad.

**Polim.** Ang nangyaring ito ay lubhang magaan
gaano sa isang nagcacailangan,
pagcacabihira'i sucat mong asahan
ang macacatumbas ang ingat mong búhay.

**Menard.** Maipararatang ang lahat sa aquin
at masasabi nga ang ibig uicain,
nguni't sa loob co'i cahimá't basahin
letrang natatala'i hindi sa pagtacsil.

**Polim.** Diyata't hindi mo caya natatatap
cun saan naroon ang tacsil mong anac,

**Menard.** muc-ha co sa iyo'i di maihaharap
cun babaguhin pa ang na ipangusap.

**Polim.** ¿Ay di mo talastas?

**Menard.** —¡hindi haring poón!

**Polim.** huag patibayin ang ganitóng tugón
naug di ca mamatay. .

**Menard.** —hindi nga Polimón,

**Polim.** tampalasang duque baguhin ang tugón

¿Diyata at uala?

**Menard.** —uala aquing harí,

**Polim.** patitibayin mo yata ang aglahí
sa aquin malupit. .

**Menard.** —hindí óo, hindí,

**Polim.** ang dibdib co mandi'i ibig na maguisi.

Sa isinagót mong manga uicang licó
¿diyata at uala?

**Menard.** —óo, uala nga po,

**Polim.** pilit na lilitao tampalasa't dungó
ang iquinanlóng mo,

**Menard.** —di co natatanto

**Polim.** ¿Di mo natatatap?

**Menard.** =hindi haring ibig

**Polim.** cay pusóng na amá oh amang balauis,
nauala ang anac na hindi nalirip,
lilitáo, lilitáo, lilitao na pilit.

Oh magpagaua cang iba tampalasan
gaya ni Claudidang dapat cong igalang
cundi rin ganito ang ayos at inam
hindi rin liligtas ang búhay mong tangan.

Ang isá mong líg, ang isang hininga
ipapupútol cong macalabing-lima,
at baca sacaling may matitira pa
ipasisimót co sa póót cong dala.

Salen Rolante, Niceo, Acricio Leates, y Molasem como cautivo.

**Rol.** Ang tinamó naming pálad sa caauay
at ang uuì ngayong bihag na general,
sa mahal na yapac nang haring marangal
ay inihahandóg cun máy carampatan.

**Polim.** Bunying si Claudina'i di ninyó unaua
cun sa alín daco napatungong lúpa,
magmuláng lumacad itóng inyong digmá
di co naquiquita't ditó ay naualá.

**Acricio.** Causap nang aming bantóg na general
**Niceo.** malupít na tauo...
**Leates.** —at na sa candungan
hanap mong Claudina'i cusang hinimatay
paglusob nang aming tacsíl na caauay,

**Niceo.** Cun dangan sa harap nang haring daquila
pinatay co itong dalauang cuhila,
**Polim.** nasaan Rolante huag magcaila
**Rol.** anóng pangyayaring mailihim cayá.

Cahit bírobiro sa puso't panimdim
di co magagaua yatang di magturing,
haring pinopoon sa isang malihim
na suloc sa parang, ay inihabilin.

Matapos ang guerra't aquing pagbalican
uala na't hindi co mabungobungoan,
**Acricio.** cundi dahil dito sá capabayaan
hindi mapupucsa ang lahat mong caual.

Macaitlong hintong calaba'i tumauag
nang tugtog nang guimbal sa paquiquilamas,
di natitigatig Rolante'i natinag
hangang sa lumusob ang tanang calamas.

**Leates.** Anopa't nang sila'i magcalayo mandin
hindi co mauicang di pa taquíp silim.
iisáng quisáp nang di namin abutin
ang capahamacan sa ganitong dahil.

Si Claudina ngayóng iyóng hinahanap
nang camahalan mo oh haring marilag,
sa aquing acala'i dinala't nabihag
niyong manga turcong sa guerra'i tumacas.

**Niceo.** Di caya mangyari haring daraquila
sa nagtulistulis na ganitong dila,
pagbataquín ngayo't ipaco sa lupa
nang itóng sang Francia ay sumapayapa.

Icao man po hari sa canilang asal
ay hindi malayong di ipaglubugan,
at di ipagbilí nilang tampalasan
cun may lihim ca pong ngayo'i masubucan.

**Polim.** Suca't na Niceo diyata't nabihag
ang ilao nang aquing matang maliuanag,
icao rin Rolante, icao tauong sucáb
sa dilím nang púso'i magpapaliuanag.

Nang dahil sa iyo tacsil na Rolante
natadtad nang sumpa catauan nang duque,
marapatin caya catoto cong casí
tapunan nang tauad aco sa nanyari.

**Menard.** Mabibiling lahat sa naturang caual
búhay man at puri ó capatauaran,
aco'i ualang dapat masisi sa bagay
cun hindi ang aquing anac na sucaban.

Cun baga sacaling ang anac nang iba
ay inaluluhang maualay sa mata,
aco'i bucód tangí sa lahat nang ama
cun mamatay siya'i bagcus cong ligaya.

**Polim.** Tingnan mo na itong iyong pagcasucab
dili ang ibig mo'i huag cong matangap,
ang mahal na camay nang bugtóng mong anac
**Menard.** sa pagayóng bagay hari co'i patauad.

**Niceo.** Di pa napapaui itong pagsisiquip
nang dibdib co't boong lamang nagngingitngit
sa dalauang tacsil Acricio't Leates
may panahong cayo na mapagsasapit.

**Rol.** Haring aquing poon.

**Polim.** —huag nang magturing
Acricio't Leates sungaban ang tacsil,
at ihatid ngayon sa culungang carcel
sa icatlong arao ang ulo'i putulin.

Ito ang bayad co sa uuing victoria
ang ibáng nanalo tinatamo'i fama,
icao nama'i hindi't sa handóg na sayá
ang cátapat ngayón quitlan cang hininga.

**Rol.** Napalunging palad sa abang aba co,
aba mo Rolante tumutungong mundo,
dibdib co'i magtiis at huag mabuyó
sa naturan ngayóng isáng monarca mo.

Gaanong gunauin itóng boong Francia
at ipagtangol co ang tangang hininga,
Rolante, Rolante, nagcacamali ca
pag ang iyóng hari'i hindi quinilala.

Icao ay magtiis at anong gagauin

**Polim.** baquit manga lilo at hindi pa dacpin,
itong si Rolante...

**Niceo.** — panginoon namin
búhay nang general iyóng patauarin.

Lubhang namamali ang canilang sumbong
at pamamalíta nang bintang na gayón,
cun ualang Rolante sinong magtatangol
nitong iyong reino sa habang panahon.

Ang taas nang iyong mayabong na bait
at ang labay naman nang malaquing galit,
pahintulutan mong mangyaring madilig
nang tubig nang aquing daing at pamanhic.

Huag cang sumisid sa paniniuala
at agos nang sulsol nilang gauagaua,
timbulanin mo po haring daraquila
ang tapat mong bait at mahal na aua.

**Polim.** Hindi mangyayari ang ganitong bagay
mamamatay siya ngayo't mamamatay,

paglayó sa hocbo nang isang general
pagpapaquilalang isang catacsilan.

**Niceo.** Catacsilan óo, di co inaalis
cun ang hocbo sana'i natalo't nagahis,
capanganyayaang sucat maisulit
tingnan mo Polimón may sisising langit.

May magsisiingos na naturang léy,
may magsisiirap at mangagsasabi,
may magsasalitang tungcol sa babai
ualang di sasamong puso nang lalaqui.

Cun icao Polimón haring natuturan
may coronang sunong at capangyarihan,
naaalipin din nang sinta't pag-galang,
¿gaano pa caya itong aming lagay?

Hindi quinucusa ni tinatalaga
paghabol sa parang nang bunying duquesa,
sa inguit nang iyong consejong dalaua
¿ano't si Rolante ang bibiguiang sala?

**Polim.** Aco uari Niceo'i ibig mong turuan
**Niceo.** mabunying Polimón di sa pangangaral,
cun aco nga'i di mo consejong naturan
ano ang masaquit cun mamali ca man.

Ang asal nang iyong caual na caharap
hindi asal mahal cundi asal sucáb,
at cun may camunting puring iniingat
ang naquitang ito'i di isisiualat.

**Acricio.** Niceong malupit sucat ang pagdusta
**Leates.** cundanga't sa harap nang haring daquila,
dugó mo sa puso'i aquing pinabaha,
**Niceo.** sundin ninyó ngayon balang magagaua.

Dahilan sa dila ninyong malulupit
taguilíd ang Francia't parang ualang catig,
ualang magtatangol sa icalalait,
cun hindi ang inyong panibughong inguit.

**Polim.** Sucat na at huag muli pang magsaysay
**Niceo.** daquilang Polimón ang hiningang tangan,

handóg sa yapac mo at iniaalay
at dí co na hangad ngayon ang mabuhay.

**Polim.** Pagtindig Niceo't sabihin ang sanhi,
**Niceo.** talastas co na pong hindi mababalí
ang iyong nasabing pagca-uicang hari,
caya ang dila co'i parang naquiquimí.

**Polim.** Oo't cun dito rin sa lilong general
ang mahihiling mo'i masisirang tunay,
**Niceo.** dito rin nga hari't ualang carampatan
sisi cay Rolanteng ipinararatang.

General nang turco'i di na mabibihag
cun ualang Rolante sa aming nag-atas,
narito't tanungin ang morong caharap
cun sa panihala siya'i nalilingat.

**Acricio.** ¿Hindi nalilingat? di nagalit ca pa
nang bantain naming uui sa Francia,
at ang ejército'i iiuang talaga
nang maipagsumbong namin sa monarca.

**Rol.** Si Niceo'i labis ang pagmamasaquit
sa abang búhay co oh catotong ibig,
**Niceo.** oh catotong sinta ang puso co't dibdib
damay sa hirap mo anomang masapit.

**Menard.** Ang utos nang hari ang siyang ganapin
dito cay Rolante ihatíd sa carcel,
**Niceo.** sa timbangang isip ninyo'i pagbalaquin
ang bigat at gaan nang hindi cumiling.

Itong Francia baga'i ualang consejero
isang magcaisip na cahima't sino,
caya't nangyayari ang lahat nang itó
ang sinsay na útos na sa ating reino.

Catiuala acong ang tronong mataas
ay na sa sa caual ang icaaangat,
¿baquit caya baga itong Franciang ciudad
sa consejeros din ngayon ay lalagpac?

Hatol cay Rolante sa uuing victoria
ang putlan nang ulo sa guitna nang plaza,

at ang ipinatong na matinding sala
pagca uala nitong duquesa Claudina.

Itóng malulupit itong mañga pusóng,
siyang maglulubog sa haring Polimón,
naniuala ca po sa canilang sumbong
pagdamayin mo na caming lahat ñgayon.

Mundo'i tumatañgis, panaho'i niniyac
tumatacbong Arao ay nagpapahayag,
baya'i dumaraing ley nañgungusap
na sa sinisising di carapatdapat.

**Polim.** Sa poót cong itó ay uala nañgang ley
ang leing nasa co'i dacpin si Rolante,
isilid sa carcel at ang magsasabi
nitóng sala niya'i talim nang alfange.

**Rol.**
**Niceo.** Ualang sira yaon cun siya pong hañgad
matang napipiquit nang Francia'i imulat,
titigan Polimón ang cahabaghabag
dito sa nangyaring binigyang bagabag.

Sumunód sa hatol at hindi sumuay
palibhasa'i hari ang may calooban
bañgis nang matuid ay nilapastañgan
di inalaala ang caliuanagan

Hari co, hari co, dinguin ang matuid
ang nasasaclauan nang isang pag-ibig,
ay di masusupil at di magagahis
nang capangyarihan nang alin mang leyes.

**Polim.** Di ang lactao ñgayon ay aco ñga pala
mahañga'i tapusin ang caniyang hininga,

**Rol.** dati mo ring hañgad ang ganitong pita
caya ang búhay co'i itinatalaga.

**Polim.** Hayo na't ilacad ang lilo't balauis
táyo naman duque'i dapat na mag-isip,
nang gagauing bagay sa anac mong ibig
sa icacucuha sa morong malupit.

**Menard.** Oo at isamang culuñgin sa carcel
itóng uuing bihag,

**Acricio.** sumama sa amin
**Molasém.** aco'i sumusunod sa anomang dahil
**Polim.** hayo na at huag marami pang turing.

Se van en distintas puertas, menos.

**Niceo.** Manga malulupit, manga tauong sucáb
manga di marunong lumingo't lumingap,
sa paquiquisama pag-ingat, pag-ingat
at sa aquing galit cayo'i masisilab.

Cayo ay uala nang inaapí-apí
sa lagay na ito cundi si Rolante,
ang Rolanteng ito'i sa pagcalalaqui
tangulan nang lahat nitóng ating corte.

## Sala de los moros.

Aparece, un sillon en donde está Ostaric postrado, Lentimar Mereida y el médico en tres sillas sentados, y Corchetes en pie.

**Lentimar.** Mabunying médicong buhat sa Italia,
bucód na pamanhic sa calac han niya,
hauacan ang pulso nang anác cong sinta
upanding matatap ang saquit na dala.

Matay cong isiping itanong ang sanhí
nang dinadalitang hirap at pighatí,
ang sagót sa aquin ay ualang palagui
cun hindi ang lumbay siyang nauauari.

**Mereida.** Pinipilit lamang itong lagay niya
huag mahalata nang caniyang amá,
nguni't sa masíd co'i hindi na macaya
saquit sa catauan ngayóng dinadala.

**Médico.** Ipahintulot na nang canilang dibdib
na aquing matangnan pulso nang may saquit,
acó'i susunod na ngayón at lalapit
upanding ihulog ang aua nang langit.

Se acerca el médico y toma ambas manos.

**Corchet.** Cun ito'i tamaang mabuti nang gamot
at mapagaling mo balítang D. Balot,

at mapalabas mo hanḡing ua sa tuctoc
marahil ang reino'i aanḡis sa utót.

Levanta el médico y estira las manos de Lentimar á la escena

**Medico.** Sa paquiramdam co'i lubha nang mabigat
ang damdám nang iyong bunsóng liniliyag,
ang catóg nang pulso ang nagpapahayag
na mag-abot diling dumating nang bucas.

**Lentimar.** Sa bagay tahó mo ang naguiguing damdam

**Medico.** masasabi caya cun hindi co alám,

**Lentimar.** saan búhat itóng naguiguing dahilan

**Medico.** galing sa pagsintang di maturanturan,

**Lentimar.** Pagsintá canino.

**Medico.** —di co nababatíd
ito ang bucod cong di maipagsulit
caya tanunḡin mong lihim ang may saquit
hangang ang hininḡa'i di pa napapatíd.

**Lentimar.** Cun gayon ay aquing tatanunḡin agad
huag cang magcait sa pagsisiyasat,
¿sino aquing bunso sa turquiang ciudad
ang sinisintá mong ipinaghihirap?

**Ostaric.** Nagcacamali ca amang pinopoon
ualá sa puso co ang itinatanong,
aco'i ualang damdam.

**Lentimar.** —huag cang magbanḡon

**Ostaric.** di naman macaya ang catauan nḡayon.

Talagang quinusa ang magpahinḡalay
caya nahihilig sa camang hihigan,
nḡuni't cun sa sinta ang maguiguing-damdam
ualang uala acong taglay sa catauan.

**Lentimar.** Matimpi cang lubha bunsong sinisínta
sa pagsisiyasat nang cabutong ama

**Ostaric.** cun sabihing uala ang hirap cong dala
hindi masasaui sa ating profeta.

**Lentimar.** Diyata at ualá.

**Ostaric.** —uala amang guilio,

**Lentimar.** mabunying médico ayao ring magturing.

utang co nang loob na quiquilalanin
icao ang tumanong nang naguiguing dahil.

**Mereida.** Lubhang matinginin ang ama sa anac
anac ay gayondin naman sa paglingap,
sa paquiramdam co ay lubhang mabigat
caya't naglihiman sila nang pag-usap

Cúsang lalapitan nang upang malining
**Lentimar.** mabunying médico hayo't siyasatin,
cahiman at sino itong guiniguilio
ipacucuha co,t nang siya'i gumaling.

**Mereida.** Sa bagay pagsinta ang naguing dahilan
**Lentimar.** doon nga nagbuhat itong naguing damdam
at itong paghinga'i di mabubucasan
cun ang inirog ay di maialay.

**Mereida.** ¿Diyata at gayón?...
**Lentimar.** —¡óo, Mereida co!
**Mereida.** maaua ca ngayon mabunying médico.
at baca sacaling magsabi sa iyo
nitong naiibig sa loob nang reino.

**medico.** Cun gayon ay aco ang tatanong naman
**Corchet.** óo't sa receta'i isulat mong tunay,
halagáng sicolo piso ang ilagay
at may salapi rin itong aming sultan,

**Medico.** Iisang quisáp na't di lilibang oras
tugtóg nang plegaria sa búhay mong hauac
pag sa aquing tanong hindi ca nagtapat
malilibing ca nang ualang sala bucas.

Huag mong pilitin ang pagcacaila
at itong damdam mo ay aquing unaua,
ang isang pagsintang sa puso'i umiua
icamamatay mo ang di masalita.

**Ostaric.** Sino ca sa madlang sinasambang dioses
na nacatatalastas nang lihim sa dibdib,
ang pagcacaila'i gaúin co mang tiquis
hindi mangyayari't iyong mababatid.

Nang iyóng matatáp cun sino sa reino
yaóng si Mereidang icamamatáy co,
siyang pinopoón ni ama sa reino
doón nga nangaling ang naguing saquít co.

**Médico.** Cun sa pagtitipíd ay maninirá ca
ualáng di pagsayad ang inyong hininga,
daraquilang sultan..

**Ostaric.** =Médico'i hintay ca

**Médico.** iyóng ipatauag ¿síno ang Mereida?

**Lentimar.** Si Mereidang bunso? baquit baga baquit
sa ganitó lamang tiquis cang nagcait,
cun ito ay agad na ipinagsulit,
hindi ca na sana lubhang nagcasaquit.

¿Mereida ay ano?

**Ostaric.** —amáng minamahal
huag mong putulin yaring alang-alang,

**Mereida.** sucat macahanga ang pagtitinginan,

**Ostaric.** Mereida'i lingapin ang daquilang sultan.

Ama'i itulot mo at huag piguilin
ang hinahangad mo...

**Lentimar.** =bunsóng guiniguilio,
aco ay huag mong palutanglutangin
sa agos nang lúha, Mereida'i sagutín.

Ang ililingap mo sa aquin nang boó
doón mo ilingap sa may dusang bunsó,

**Ostaric.** Mereida ang iyong sa cay amang puso
sa iba'i huag nang ilingap isuyo.

**Médico.** Saráp nang paglingap nang anac sa ama
ang ama sa anac naman ay lalu na,

**Mereida.** lingapin Ostaric ang mahal mong pita
pilit mapapatid ang iyong hininga.

Cun aco sa iyo naman ay macasal
ang mangungulila ang ama mong mahal,

**Lentimar.** hindi poong sinta ualang casiraan
saquít ni Ostaríc gumaling na lamang.

**Corchet.** Itó ang catuang mangyayari ngayon
ama ang nagbayo't anac ang lalamon,
parang putosulót na na sa bungbong
hindi nacacain cun hindi isulong.

**Médico.** Daraquilang sultá'i huag mag aglahí
sa búhay nang anac na mag abót dili,
at sinabi co nang oras ay mumuntí
nang capahamacan at pagcalugami.

Naquiquiusap man ito nang mahusay
at talastas ninyóng malacás na tunay,
hindi ninyo tahó ang lagay nang búhay
daig ang caparang hipang buhóc lamang.

**Lentimar.** Bunso co, bunso co, di pa nanganganib
ang tigas nang iyóng pagtanguí sa dibdib,
Mereida ay ano Mereida ay baquit
at di mo ganapin ang na ipagsulit.

**Ostaric.** Huag maniuala sa médicong badyá
ualáng saquít aco Mereida, Mereida,
ang camatayan cong parang naquiquita
cundi lilingapin ang hiling ni ama.

**Médico.** Huag maniuala duquesang marangal
at talagang ito'i dalang alang-alang,
**Mereida.** sa aquing pagdulog inyó nang asahan
aabutín tulóy ang caniyang camay.

Se acerca Mereida, toma la mano de Ostaric y estira.

**Mereida.** Diyata Ostaríc ang púso cong hain,
tinatanguihán mo't hindi tatangapín,
**Ostaric.** ang camay ni ama'i una mong dampotin
saca mo isunód itong ganang aquin.

**Mereida.** Malubhá mong búhay dapat na mauna
**Ostaric.** hindi catuirang mahuli si ama,
**Mereida.** siya'i maiuan ma'i macahahabol pa
pagca't malacas din caya halica na.

Bucsan mo ang palad at icapit tuloy,
**Ostaric.** sa tuang quinamtan ang catauang lo6y,

tila nanariua at macababangon
icao aquing ama ay paano ngayon.

**Lentimar.** Sa biyayang handóg nang ating profeta
ipagpasalamat ang pag-galing niya,
mabunying médico sa aquing corona,
humingi nang ibig at natatalaga.

Cundi matalinong lubha ang natauag
at lubhang bihasang sa pulso'i humauac,
ang saquit na lihim nitong aquing anac
pilit na darating sa pagcapahamac.

**Corchet.** Caming lahat ngayo'i naniniuala na
sa carunungan mo at pagcabihasa,
nguni ay madalas na nachichirifa
ang manga sabi mo't gamót na lahat na.

**Ostaríc.** Ang inagláhi ma'i hindi pa catulad
nang aquing catauan sa biglang paglacas,
ano naman cayang aquing ibabayad
sa loob ni amang tumingin sa anac.

**Médico.** Ang lahat nang ito'i sa langit nagmulá
at siyang may hulog nang madlang biyáya,
acó naman ngayon sultang daraquila
babaling na muna sa Italiang lúpa.

**Ostaric.** Diyata nga ama'i iyong minagaling
mapayapa acó't icao'i mahilahil,
**Lentimar.** hindi sintang bunso at para ring aquin
itong lagay ninyo nang esposang guilio.

Dili binubay ca nang Dios Mercurio
at ang catauan mo'i siyang linalang co,
na naguing príncipeng lumitao sa mundo
nagbuhat sa puso niyaring pagcatauo.

Cun sa bagay ngayon icao ay aco rin
guilio mong Mereida ay aquin ding guilio,
at ang hilahil mo ay hilahil co rin
parang nitong iyong saquit na dinating.

Salen Caríp, Loked y Claudina.

**Caríp.** Sa hantungang yápac nang daquilang sultan
mariquit na bihag ay iniaalay,
**Lentimar.** ano't di casama ang inyong general
**Loked.** napalit sa aming duquesang caacbay.

Cami ay naguipít sa paquiquilamas
caya nga at siya'i inauuing bihag
nang lilong caauay...
**Lentimar.** —manga tauong sucab
cayó'i may muc-há pang sa aqui'i humaráp.

Nadalumat ninyo ngayón at naatim
sa manga cabaca'i iuan si Molasém,
cundi napag-isa itó manga tacsil
bagay na nangyari'i di sucat maratíng.

Aanhin co itóng bihag na duquesa
dito baga'i ualang magandang Mereida,
libutín mo ngayon Francia at Turquia
nag-iisa itong linic-ha ni Ala.

Sa ganda, sa dilag, sa inam, sa diquit
sa ayos, sa hubog, sa quilos, sa tindig,
tingnan ninyo, tingnan, cundi taga langit
ang casing esposa nitong si Ostaríc

**Ostaric.** Amang iniirog ang poot mo'i sucat
natalo ang guerra'i sa masamang palad,
may panahon ama't mahaba pang oras
na ipaniningil sa binyagang sucab.

**Mereida.** Ito ang marapat amang pinopoón
at huag mapoot sa lahat nang campon,
**Lentimar.** sinong di magngingit Mereida sa gayon
sa inasal nitong manga lilo't pusong.

Humayo ca Caríp ngayon din lumacad
huag palibanin cahit munting oras
turan cay Polimon ang naroong bihag
papalitin nitong duquesang marilag.

**Carip.** Sa aquing tinamong mura at paglait
pilit babayaran nang sucabang frances,

sila ay susunod ó caya'i si Caríp
bangcay nanĝa acó nilang mamamasid.

**Loked.** Nĝayón masusunód niyaring calooban
ang lahat nang bala sa lilong binyagan,
pag hindi umamin sa hinĝi nang sultan
púlang tinamó co'i capalit ang búhay.

**Claud.** Uala nang caparis ang pagcaaba co
sa palad nang tanang babai sa mundo,
¡ay Rolante! ¡ay! ang may sala nitó
dili ibá't icao sa dusang tinamo.

**Ostaric.** Ama itong bihag na lubhang butihin
huag na po nĝayong isilid sa carcel,
at sa celda nitong esposa cong guilio
ipagsama niya't caucausapin.

**Mereida.** Itó rin Ostaríc sana ang tuturan
cun mamarapatin nang daquilang sultan,

**Lentimar.** ang gayón ay hindi maguing cailanĝan
bunso co Ostaríc at piling manugang.
Hindi co macayang dalhin sa panimdim
bagay na nang yari nĝayon cay Molasem,
mulang arao ito nang pagcahilahin
nang sucabang frances, di aco titiguil.
Guerrang ualáng mulat, guerrang ualang hanga
guerrang patongpatong, guerra, guerra, guerra
guerra hangang acó'i may tanĝang hininĝa,
dahil cay Molasém na binihag nila.

## ESCENA SEGUNDA

### Sala de los cristianos

Salen Acricio y Leates con espada.

**Acricio.** Di mo dinaramdam catoto Leates
gaua ni Niceong sa ati'i paglait,
doón pa'i ibig nang sumabog nang galit
danĝan na sa harap ni Polimóng ibig.

Biniguiang bagabag ang payapang dugó
niyaong tampalasa't siyang nagpaculó,
di co papayagan ang tacsil na puso
cundi mabayaran itong pagsiphayo.

**Leates.** Ito ri't di iba catoto cong hirang
ang saquít sa pusong aquing dinaramdam,
sa paglait nitong lilo't tampalasan
singiling ibayad ang caniyang búhay.

Sale Niceo con espada.

**Niceo.** Naririto itong dalauang balauis
na pinagtiiman nang dala cong galit,
conúa ay hindi co sila nababatid
parang tatantoín ang lihim sa dibdib.

**Acricio.** Tanauín Leates at iyong titigan
itong maghahatid nang anduc-hang búhay,
sa caliz cong hauac at may balang camay
mabuti't naquítang ngayo'i napalaran.

**Leates.** Anong bagay caya tacsil na Niceo
sa harap nang madla cami'i nilait mo,
laon nang adhicang itanong sa iyo
di ca namamalas cundi ngayon dito.

**Niceo.** Natanong pa ninyo itong catacsilan
at paquiquisamang catampalasanan,
doon pa'i cundanga't sa haring harapan
laon nang quinain cayó nang libingan.

**Acricio.** Ngayón mo na gauin maglililong isip
ang lahat nang balang ualang masasapit,

**Leates.** iquinapopoót pa niyang iyong dibdib
ang tangan mong búhay ngayo'i mapapatid.

**Niceo.** Nang cayó ay hindi parahan nang iba
sa balat nang lúpa manga palamara,
pag ingatan ninyo ngayo't ibubugá
itong camatayan nang aquing espada

Pelean y paren.

**Acricio.** Di natin masahó ang lacás nang tacsil
ang mahanga'i ngayon siya ay lisanin.

Leates. óo't di malayong ang ating marating
ang capahamaca't dito ay mairing.

Niceo. Manga binhing sibol sa singao nang samá
anong na sa isip at inaacala,
calupitan ninyong ibinabandila
mapuputol ngayon sa balat nang lúpa.

Acricio. Sucat tampalasan itong bucang bibig

Niceo. cun ayao masabi huag magbalauis,

Leates. dili gumaua ca naman cun may inguit

Niceo. ¿mainguit sa sama ang may pag-iisip?

Hindi, hindi't ito'i cun caya niuica
sa ugali ninyo aco'i nahihiya,

Acricio. magdamdam ca nito'i di mo guinagaua

Leates. Acricio ang lilo ay putlan nang dila.

*Pelean y huyen los dos y queda Niceo.*

Niceo. Hindi co nasunód ang bala nang dibdib
at nangacatacas yaong malulupit,
hahabulin co ri't hindi tatahimic
hangang sila'i di co maputlan nang liig.

*Cárcel en donde está Rolante preso.*

Rol. Ualá na, ualá nang mahígpit na dalhin
sa búhay nang tauo para nitong aquin,
ang caligayaha't victoriang dinating
ay ang naguing-ganti ang culungang cárcel.

Sino sa sangmundo ang macacamuc-há
matay cong timbangin tila ualang-uala,
sa dapat abuting ligaya at tua
naguing hangá't dúlo ay pagdaralita.

Rolante ay anó ang iyong gagauin
ang hatol nang hari bagá ay suayín,
cun magcacagayo'i mahalay sa aquin
at matuturan pang sucaban at tacsil.

Ang ipinalangap na ito sa dibdib
bagama't hindi co malagoc nang pait,
tiniis linulón inaring matamis
ang caniyang hatol at pagpapasaquit.

¿Masisi caya sa tinamong palad
ang sinoma't alin? hindi yata dapat,
Polimón, Polimón, mata mo'i imalas
sa pagtitipíd co ¡oh saliuang palad!

Ano pang gagauin sa nangyaring hatol
nang ualang pagtiñging daquilang Polimon,
matiis co naua't huag maguing leon
Sale sa galit cong labis sa bala nang pusong.

**Niceo.** Catoto Rolante..

**Rol.** —catoto cong liyag

**Niceo.** ang rejas nang carcel na lilo at sucab,
cusang isasabog ngayo't iuauasác
at tayong dalaua'i magbiglang lumayas.

**Rol.** Huag catoto co

**Niceo.** — iyong pabayaan,

**Rol.** tayo'i masasaui sa haring marangal

**Niceo.** mapusong man tayo'i lalong camalian
ang utos nang punong icao ay hatulan.

Dangan at hindi co maquitlang hininga
sa harap nang hari ang lilong dalaua,
nitong pagsusumbong nila cay Claudina
pagdamay co disin iyóng naquilala.

**Rol.** Naquilala co na ang tapat mong hagap
at sa aquing dibdib nama'i nalililimbág,
caya't ang larauan nang iyong paglingap
sinasalamin co sa ganitong hirap.

Nguni ang bucód cong ipinamamanhic
sa camahalan mo catoto cong ibig,
ang natatap mong Claudina cong langit
paghanapin mo rin sa parang at yungib.

O sa balita man lamang ay matatap
na cun saan lupa siya nalalagac,
bucod sa madla mong pagdamay sa hirap
quiniquilala co ang loob mong tapat.

**Niceo.** Catoto, ang puso'i cusang ipayapa
at aco'i naritong susunod sa nasa,

hindi pa panahong masusunod yata
maquitlan nang buhay dalauang cuhilá.

Nagcalamas cami nilang tampalasan
nang di macasahol biglang nagtacbuhan,
bucód pa sa roon si Claudina naman
paghahanapin co sa labas nang bayan.

**Rol.** Matiñgining lañgit cahimanauari
ang habag sa aquin mangyaring idampí,
at ang aquing irog cun nalulugami
mabihisan naua ang dalang pighati.

Rolante, Rolante, oh haring Polimon
cahirapang ito, tacsil na panahon,
baquit sa lilim mo ay pinasisilong
hunghang na dalita at hindi itaboy.

Oh lihis na hatol oh maling pagsunod!
oh sinsay na atas, oh lactao na utos,
binata mo't baquit dili ang naayop
icao na di bagay sa paghihimutoc.

Nilañgap co itóng maculong sa carcel
ang lahat nang bagay malalañgap co rin,
ñguni't si Claudina cun na sa hilahil
sa sino't alin man ay cucunin co rin.

## Sala de los cristianos.

Dos sillas y salen Polimón, Menard, Acricio y Leates.

**Polim.** Anoman ang aquing gauing pagtitipíd
namamaguitan din ang galit at ñgitñgit,
at hindi mangyaring hindi mababatid
Menard ang anac mo na dito'i umalis.

Si Rolante't icao na masamang ama
ay nagcacaalam na hindi sasala,
sa nangyaring ito'i magpacaiñgat ca
ang macacapalit ang iyong hiniñga.

**Menard.** Sa buhay co'i ualang hindi magagaua
maipararatang ang ibig mauica,

palibhasa'i di mo taroc sa acala
ang pagdaramdam co...
**Polim.** =sucat na cuhilá.
**Acricio.** Óo, may damdam ca cun sa haring harap
pagcatalicod mo nama'i nagagalac,
palibhasa cayo'i nagcacasabuat
**Polim.** ito nga ang siyang palagay nang lahat.
**Leates.** Cundi nga ganito ay mababalisa
ang isang magulang sa anac na sinta,
lalo't nauauslang para ni Claudina
di matatahimic...
**Polim.** — ang tacsil na ama.
**Menard.** Manga malulupit na nagpaparatang
sa poot ang hari i pinaglalatang,
ay may panahon ding tayo'i huhucuman
at ang gauang ito'i inyong babayaran.
Sa ganito'i ualang malay yaring dibdib
**Polim.** uala ca ngang malay palibhasa'i ibig,
**Acricio.** pagcacana mo'i pag-aacay galit
**Leates.** sa isang masama dapat ipagngitngit.
**Menard.** Manga tampalasa't maraual na budhí
uala nga pong malay marangal na hari,
**Polim.** ibig mo pa yatang puso co'i magpingquì
**Leates.** sa pagcacaila't pagpapacunuari.
**Polim.** Caya huag ca nang muli pang tumugón
**Menard.** nayari at sucat búhay co sa sulsol,
nilang macubila na dalauang pusong
nguni t hindi ito lamang ang panahon.

Sale el embajador moro

**Carip.** Itó'i pangalauang bilang na pagharap
sa camahalan mo Polimong mataas,
aco'i ibinutos sa Turquia'i nagbuhat
na maguing tungcol co ang paquiquiusap.
Nagdala nang bilin nang aquing monarca
humarap sa iyo't maguing embajada,

Polim. ano ang ibig mo hayo't ipagbadya
tanang cabagayan nang aquing mataya

Carip. Sa anoman ito'i pauang masusunód

Polim. mabuti rin naman ang tayo'i lumuclóc,
at baca uicain ninyong mang̃a turcos
uala caming leing taglay na inimpoc.

*Siéntanse ambos.*

Caríp. Sa dalauang nasang hing̃i nang gran sultang
quilabot sa mundo na pinagtatac-han,
bago nalis doon sa Turquiang bayan
ipinasaulo ang madlang tuturan.

May mang̃a máquinang pacaná ang turco
sa labas nang tanang babacahing reino,
may binubong tanso't bacal na piraso
at may cortadillang pamatay sa tauo.

May pang ualat naman nang palacio't moog
at ualang murallang hindi isasabog,
lalang nang máquina'i siyang nag uutos
cun susuhan doon ay dito puputoc.

Ualang iba, oo't ng̃ayon ay mumulan
sa galit na dala nang sultan Lentimar,
pag-di mo sinunod itong cahiling̃an
siyang pagcagunao nitong iyong bayan.

Caya ng̃a ganito ang mang̃a pabilin
nang tanang sinabing aquing pinagturing,
ang duquesa ninyo't ang general namin
cun baga't ibig mo ng̃ayo'i pagpalitín.

Sa hangad na ito cun cayo'i sumuay
aba nitong Franciang sa dugo'i luiutang
madlang aparejo'i dala nami't laan
na siyang pupugnao nitong iyong bayan.

Caya magpasiya ang mahal mong loob

Polim. icao baga'i baquit at tuing papasoc,
dito sa harap co cami'i tinatacot
ang lahat nang yao'i di co masusunód.

Cahit may máquinang cayó ay pacana
cami'i may tabac ding dapat na manira,
at sa dahas namin ¿di ninyo unaua
nang sa unang guerrang cayo'i nacabanga?

Bagama't nasa cong pumayag na tiquis
dahil cay Claudinang ligaya co't langit,
iuurong co na't susubuquing tiquis
manğa patacot mong ualang masasapit.

Ang amin ay amin sucat cang umasa
at sampo nang inyo nğayo'i cucunin pa,
cucunin ang aming mahal na duquesa
at ang ipapalit talım nang espada.

Nğuni't hindí, hindi, nang huag mabalam
at mabalic agad ang duquesang mahal,
sa casabican cong siya ay matanao
ipapayag co nang cami'i magpalitan.

Siya ay umasa't umaasa aco
pagcauicang hari di na mababago,
**Carip.** cun gayon ay dapat pasalamat cayo
at hindi tumangui sa bagay na ito.

**Leates.** Aua rin sa inyo ang aming pagsunod
**Carip.** pusong, tacsil, lilo, huag cang sumagot,
cundi mo ibig utac mo'i sumabog,
sa sangsang nang aquing natitimping poot.

**Acricio.** Lubhang lapastanğan sa harap nang hari
hayo at umalis..
**Carip.** —Polimo'i mag-uari
manğa consejeros aralan mo nğani
nang hindi ang búhay nila'i manğa paui.

**Leates.** Sintabi sa hari tindig palamara
**Carip.** durog ang ulo mo sa uupang silla,
**Acricio.** pagbiguiang danğal ang aming monarca
**Polim.** huag may cumilos sucat na, sucat na.

**Carip.** Caya ibigay na ang aming general
nang hindi ang Francia'i lumubóg magunao,

**Polim.** magbibigay loob Acricio'i samahan
hingin ang capalit sa canilang sultan.

Leates ay cuha sa cárcel ang bihag
at nang cayo ngayo'i agad macalacad,
**Leates.** ang puso co'i dating handa sa pagtupad
sa anomang utos nang haring mataas.
**Acricio.** Cun acó ang siyang masusunod lamang
hindi magaganap ang ganitong bagay,
general na bihag hindi ibibigay
at cucunin co pa ang duquesang mahal.

Aco'i hindi lamang macatanguí ngayon
at na ipa-oo nang haring Polimon,
nguni at sa dila nitong embajador
puso cong malamig ay pinapag-apóy.
**Caríp.** Tauong sinungaling..
**Acricio.** — tauong tampalasan,
**Polim.** sinoman ay huag may lumapastangan
dito sa harap co nang hindi mamatay
at mautás ngayon...
**Carip.** —mapalad ca hunghang.

Salen Leates y Molasém.

**Leates.** Narito ang bihag na ipinacuha
**Molasém.** sabihin ang dahil mabunying monarca,
(aba co't si Caríp ay narito pala)
ano cayang sanghi...
**Polim.** =ngayo'i sumama ca.

At umuui ngayon sa Turquiang bayan
sapagca't ang hingi nang mahal mong sultan
ang capua bihag aming pagpalitan
minatapat co rin at ibig co naman.

Caya lumacad ca Acricio'i ihatid
at sa sulta'i cunin duquesang capalit,
**Molasem.** paalam sa hari...
**Caríp.** —sampo niyaring dibdib
**Acricio.** tayo'i lumacad na sa nasang masapit.

**Polim.** Payapa na duque ang mahal mong buhay
cun mabalic dito ang anac mong hirang,
**Leates.** cun ito'i sa caliz natin pinaraan
ualang aabuting pagsasalitaan.

**Menard.** Sa guinauang ito nang tacsil cong anac
sapilitan ngayong siya'i magbabayad,
**Polim.** dito sa galit mo'i cun maguiguing dapat
aco na ang siyang humihinging tauad.

**Sala de los moros.**

**Lentimar.** Isang guniguning anaqui pangarap
ang naguisnan nitong na sa dusa't hirap,
sa aba co langit itong naguing palad
ipinagcaloob nang bunso cong anac.

Ang camatayan cong caquilaquilabot
narito at aco'i cusang dumudulóg,
hauac ang patalim at inihahandog
quitlin ang buhay co Ostaric na irog.

Ostaríc, Ostaríc, Mereida, Mereida,
nangasaan cayo sa ganitong dusa,
tingni si Lentimar at nacacalong na
nitong camatayan, Mercurio, Mahoma.

Tunay caya ito, oo't cay Ostaric
nagmula ang aquing dusa at panganib,
si Mereida naman caya ay calaquip
oo, baquit hindi, ¡ay sa laquing saquit!

Guicban mó, guicban mo, sa ganitong dusa
guicbán si Lentimar, Ostaric, Mereida,
dahilan sa inyo sa inyong dalaua
caya mapapatíd ang tangang hininga.

Salen Ostaríc, Mereida y Corchetes.

**Ostaric.** Ama'i pahagquin mo ang anac sa camay
**Mereida.** gayon din cun dapat ang iyong manugang
**Corchet.** aco naman ngayo'i sa pundilo lamang
nguni't baca aco'i iyong maiputan.

**Lentimar.** Salamat Ostaric, bunso co Mereida
di na maglalaong tayo'i magsasama,
at lubhang madalas sumurot sa mata
ang camatayan cong parang naquiquita.

Ayon at tingnan mo málasin Ostaric
mabangis na mata'i pinapanglilisic,
maghintay ca muna at huag lumapit
may tuturan lamang sa anác cong ibig.

Ay bunso co, bunso...

**Ostaric.** =amang pinopoon,
Mereida may hindi icalilingatong
yaring aquing dibdib sa nasapit ngayon
nang sintang magulang tacsil na panahon.

Baquit sinaclao mong magca isang sinta,
magca-isang puso sa isang Mereida,
ang dalauang budhing loob na mag-ama
na nagcacasacay sa pighatí't dusa.

Ang saquit ni ama'i galing din sa aquin
Mereida, Mereida, tingni ang hilahil,
ualang ibá caming dapat na sisihin
cundi ang dilag mong naghari sa amin.

Nasoc cang nagtuloy sa púso ni ama
at sinagasaan yaring caloloua,
di ca-na naalis at tuloy nanirá
sa capua búhay ngayóng mapapaca.

Acó'i naglumutang sa ligaya't aliu
at si ama nama'i ang napailalim,
sa hirap at dusa, esposa cong guilio
siya'i iaaho't aquing sisisirin.

**Mereida.** Ostaríc, Ostaríc, marapat nga naman
hanguin sa hirap ang mahal na sultan,
sapagca't marahil icao ang dahilan
nang dinadalita niyang cahirapan.

Para nang pagtingin at pagmanasaquit
nang nararatay ca sa matinding hapis,

nagmamacaaua sa canitang dioses
tumingin sa iyo't upang matahimic

**Lentimar.** Lubhang masasarap lasang ninanamnam
nang irog cong bunso at sintang manugang,
ang sa bibig nila ngayong bumubucal
pag-ganti sa aquing loob na pautang.

Sucat sa magandang puso ninyo't loob
anomang hirap co'i dapat nang magamót
at sa catunayan bahao nangang lubós
ang bilis nang lilong guniguning tacot.

Salen Acricio, Molasém, Caríp y Loked.

**Acricio.** Narito na ngayon at iniaalay
hingi nang sugo mo daraquilang sultan,
ang capalit nito i cabilinbilinan
ipahatid ninyo't huag na maliban.

**Lentimar.** Oo at ngayondin, humayo ca Loked
bihag na duquesa sa Francia'i ihatid,
dalauang soldado'i ipagsamang pilit
nang may mautusan sa anomang ibig.

Icao na may dala ay sumabay naman
sa paglacad nila...

**Acricio.** — lalong catuiran
ang mauna aco't hintain sa parang
at agauin ngayón ang duquesang mahal.

**Loked.** Sintabi sa madlá't susundin ang utos
**Molasém.** ang capatauaran ay ipagcaloob,
nang mahal na sultan sa palad cong capos
na naguing talunan nang lilong cahamoc.

**Lentimar.** Molasém, Molasém, sa tapat mong dibdib
ang pagmamahal co'i dating na sisilid,
huag magpighati nitong pagcaamis
at may ibang arao na icabibihis

**Ostaric.** Cun ang pagcaapi sa alin mang campo
ang pamamangcaan ninomang guerrero,
di sa catapangan nilang nananalo
cundi sa utos din nang palad nang tauo.

Ang nangatatalo'i di sa caruagán
cundi sa lihis dang palad nang sinoman,
ang pagca-aba mo bayaning general
ang lahat nang dioses ang may calooban.

Caya ang uica co'i huag na manimdim
sa palad mong itong nasapit Molasém,
may soldados tayo at hasang patalim
na ipagbabaui sa binyagang tacsil.

**Mereida.** Ang palad nang tauo'i siyang nasusunód,
at cahit sa búhay nacapag-uutos,
capag-tadhana na'i pilit malalagót
ó maapi caya sa paquiquihamoc.

**Caríp.** Tayo ay mag-isip nang lalong mabuti
ang naabang púri'i dapat manghiganti,
at mababaui rin sa arao na hulí
caual mo'i bihasa't bayaning lalaqui.

**Corchet.** Dito at dito rin cayo'i magtatacbó't
magmamadalian nang pag-uui rito,
saca sasabihing napucsá na cayo
manga tagá lamo't ualang apdong tauo.

**Lentimar.** Caya ilaan na ang tadhanang lacad
sa tulin nang ating matalas na tabác,
papanalamini't piliting masindác
ang puso nang madlang bininyagang sucáb.

Isabog sa campo hangang may camunting
na dugo sa pusông sucat patitiin
manga poot ninyo ay papag-alabin
hangang di mapugnao ang cabacang tacsil.

**Ostaric.** Tayo ay hindi pa lubhang nagagahol
may arao pa nama't mahabang panahon,
at di mauubos ang naritong campon
sa pagcalugami ¿baquit di bumangon?

Tatayo't aangát saca matitindig
tataas tutunghan at mapagmamasid,
titingna't mamasdan at mapagsisilip
sa campo ang ating nagbabagang caliz.

**Molasém.** Aquing ibabañgon anomang maiating
hindi tatahimic ñgayón si Molasem,
cundi ang ilúha nang aquing patalim
ang hiniñga nilang taga Franciang tacsíl.

Haugang aco'i uala sa tadhanang hucay
di mapapayapa yaong Franciang bayan,
at palulubuguing ang tinutuntuñgan
sa guerra at guerrang ualang catapusan.

## TERCERA ESCENA.

Selva y sale Acricio con espada en la mano.

**Acricio.** Cun acalain co sa sariling búhay
ang mañgaglalacad na sino't sinoman,
ualang ibang landás na pamumulusan
cun hindi ñga rito caya aabañgan.

Siláng maghahatíd ñgayo't magdadala
sa iniirog cong duquesa Claudina,
di co papayagang dumating sa Francia
cahit icamatay aagauín siya.

Sa alin mang suloc ay mañgañganlungan
nang di maino nang nañgagdaraan,
at dito na ñgayon cusang aabañgan
ang ninanasa cong Claudinang carictan.

Salen Claudina, Lokéd y dos soldados armados.

**Loked.** Himalang alindóg na caaliualiu,
hiraman nang sinag nang mañga bituin,
isang palamuti nang langit sa ningning
pagluhog co ñgayo'i iyong marapatin.

Sapagca't sa iyong mahalagang sinag
naduling ang aquing matang nagmamalas,
caya di mangyari namang di lumiyag
ang puso co ñgayon sa iyong liuanag.

Cun aco'i apihi't iualay sa ampon
anóng sisilungan sa pagcalingatong,
uala na banta co uala casing poon
at sa camataya'i pilit mababaon.

Claud. Cun ihahatid mo'i lacad nang madali
nang di nag-aantay si Polimong hari,
Loked. diyata duquesa't itong ualhati
sasarilinin mo ngayong iooui.

Acricio. Sinisinta uari nitong maghahatid
ang aquing Claudinang himala nang diquit,
Loked. ang cagandahan mong sinipi sa huris
nang aming profeta'i di magdalang hapis.

Sa aquing pagsuyo't hinalihalinghíng
sa aquing pag-irog at dinaingdaing,
cun may galit ca man poon sa pag guilio
sa oras na ito'i dapat mong pauiin.

Tunay na uica cong yaring caloloua
ualáng masasabing nagtatangang ibá,
cundi ang dilag mo't masaganang gandá
na siyang carugtong nang tangang hininga.

Claud. Tayo'i lumacad na't nang hindi maglaón
Loked. hintay sintang irog, hintay casing poon,
Acricio. sa tamis nang daing at manga paglungoy
ay baca pa aco ang maualan ngayon.

Dadaluhungin cong bigla itong tacsil
sa ina nang dilag sa sinasalamin,
sa tala sa Francia sa aming bituin
ibinabaual cong huag may gumilio.

Loked. Sino cang malupit, sino cang pangahas
magbabaual nitong handog cong pagliyag,
Acricio. acó, acó pusóng mata mo'i ilingap
Loked. icao tampalasan ang siyang lumayas.

Acricio. Acó ang lumayas sa ganitóng gandá
na nacabubusóg titigan nang matá,
paanong pagcapit sa asal mong dalá
bucód sa caauay nitong aming pátria.

Loked. ¿Maibabaual mo caya ang pagcasi
sa isang ninibig na para cong yari?
na maililigtás sa dalang alfange
ang púri at dangal nang isang babai.

Ang sinansala mong daing co't pag-galang
sa oras na ito'i iyong babayaran,
Acricio. di mo man sabihin tauong tampalasan
ualang sala ngayong di ca mamamatay.

Claud. Ang cutóg nang púso'i itong masasapit
hilahil na naman at malaquing sáquit,
Acrício. pcong iniirog huag cang manganib,
Loked. umilag ca pusóng acó ang iibig.

Acrício. ¿Icao ang iibig dini cay Claudina?
tunay caya ito...
Loked. —¿tatanungin mo pa?
nang icao ay hindı mapatdang hiningá
layas, hayo alis!..
Acrício. —lilo palamara.

Cun ang iyong nasa'i mapatdan nang búhay
sa aquing espada'i ualang casiraan,
Loked. daratnin mong pilit tauong tampalasan
ang gubit na hanga niyong camatayan.

Claud. Matinginining langit acó po'i itangól
sa bantang mahalay nitong manga prsong
sapagca't ang quilos ni Acricio ngayon
ang cusang pag-aba sa nacacaulong.

Moro'i halica na't iuan si Acricio,
Acricío. Claudina ay ano ang sinalita mo,
Loked. ano't ibig mo pang talastasin lilo
ualá cang halatà ang ibig ay aco.

Acrício. Icao ang na sinta ¿ano ang espada,
ualang catungculang matíd nang hininga,
nang gaya mo lilong sucáb, palamara
Claud. hindi gayon lilo...
Loked. —naquilala mo na.

**Acricio.** Quilos mong masamá sa aquing pagcasi
itatangól nitong tañgan cong alfange,
**Claud.** icao ñga Acricio'i alam co nang dati
capós cun sa tapang sa pamamayani.

Caya pala cami'i inabañgang tiquis
may masamang tangcá at acalang lihis,
mahañga'i guiliuin ñgayon ang naghatid
huag ang para mong lilo at balauis.

**Acricio.** Pinalaqui mo pa ang loob nang pusóng
**Claud.** ito'i hindi biro at tapat na tugon,
**Loked.** cundañga't sa lacas aco'i magagahol,
aquin nang sarili ang pagsinta ñgayon.

Sapaca at aco'i pinupuripuri
nang aquing Claudinang sintang quinacasi
halina poon co...
**Acricio.** =hindi mangyayari
at aagauin co sa pagcalalaqui.

Morong tampalasan...
**Loked.** — oh tacsil...
**Claud.** —oh sucab,
**Loked.** puso'i lubusin mo ñgayon ang pag-liñgap
**Claud.** Acriciong malupit ..
**Loked.** =at Acriciong uslac
abatayo poon cun aco ang liyag.

**Claud.** Umilag ca lilo't huag pamangcaan
ang aquing nauicang nagmula sa volcan,
niyaring pagñgiñgitñgit...
**Acricio.** —dili cun sabagay
aco ang hañgad mo ¡ah! morong sucaban.

**Claud.** Ay morong malupit oh morong cuhila
**Acricio.** acong yarí'i saan natutuntong caya,
dili nayayapac sa nuve nang tua
nang aquing Claudina...
**Claud.** =icao na masama.

Baquit masama na may dila pang suahil
na hindi marunong mag-ingat nang lihim,

**Acricio** itong pag-ayóp mo'i siyang pinapapel,

**Claud.** di cun magcagayon,

**Loked.** icao na ay aquin.

**Claud.** Umilag ca pusong,

**Acricio.** — aco ang lalapit

**Claud.** icao pa ang lalong ulopong na ganid,

**Acricio.** tacsil na babai at morong malupit
dina macabata ang apoy sa dibdib.

**Loked.** Ang paglapastangan sa ganitong dilag
búhay mo cuhila'i siyang ibabayad,

**Claud.** pagtatangol ninyong aquing namamalas
sa puso co'i parang masidhing camandag.

**Acricio.** Damay caya langit acò nang paglungoy

**Claud.** langit nang sama mo'i ang ningas nang apoy,

**Acricio.** babaing malupít, icao morong pusong
sa alab nang galit cayo'i igagatong.

**Loked.** Cami ay malapit na mapanganyaya
sa poot nang lilo ngayong nagbabala,

**Acricio.** nang hindi mapiguil ang bala cong nasa
pupucsain co na ang morong cuhila.

**Loked.** Abata duquesa't lumacad sa reino,

**Acricio.** icao ang lumayas ó iuan ang ulo,
at itong duquesa ay malagac dito

**Loked.** matalas cong tabac ngayon ang camtan mo.

Pelean y huye el moro y vuelve Acricio.

**Acricio.** Claudina'i anopa ang na sa sa loob
icao caya baga'i may di pa pagsunod
sa aquing pagsinta at linuhog luhog
na itinatangis sa iyong alindog.

Guipit na lagay mo sa ganitong ilang
pacaisipin mong ualang pagcucunan,
caya't ang pagsamo't cundi mo titingnan
ngayon mangyayari ang pilit sa ayao.

Caya sabihin mo ang na sa sa loob

**Claud.** Acricio'i ilagan ang asal na hayop,
sucat sa bantain ang ganitong ayos
dapat mo na sana dising icatacot.

**Acricio.** Matacot at baquit sa anong dahilan

**Claud.** dahil sa nasa mong di co maayunan

**Acricio.** anó't ang pagpilit caya'i ilalagay
cundi mangyayari sa sinomang ayao.

**Claud.** Cahabagan aco tumutungong langit
sa maling adhica nang lilo t balauis,

**Acricio.** caya baguhin mo ang tigas nang sulit
nang di mo na datnin ang banta co't nais.

Icao caya poo'i di pa nahahabag
sa paghalinghing co at tinauagtauag,
halica na irog...

**Claud.** — huag cang mangahas
nang asal na licong di carapatdapat.

**Acricio.** Diyata nga baga't di mo tatanauin
ang aquing pagsuyo at dinaing daing,

**Claud.** malayo sa puso...

**Acricio.** —ay babaing tacsil
macunat mong sagot ngayo'i papacnitin.

Aamin ó hindi mamili cang agad
ang aquing pagsuyo'i magdaang maluag,
ó ang nasasarang pinto nang paglingap
isasabog ngayon nitong aquing lacas.

**Claud.** Ang ganito'i baquit caya aasalin

**Acricio.** dahil sa hindi mo pag-amin sa aquin

**Claud.** tatap mo na pala'i baquit pipilitin
ang ayao umibig...

**Acricio.** —iibig ca tacsil.

**Claud.** Umilag ca pusong, umilag ca hunghang

**Acricio.** susungaban quita't ipaghahampasan,
babaing malupit...

**Claud.** —Acriciong sucaban
ang ingat cong púri'i huag mong dungisan.

Itangol mo langit ang aba cong palad
sa lilong ulupong na cumacamandag,
tauong ualang apdó, tauong mapangahas
nagcacamali ca ..

**Acricio.** —ualang mali sucab.

Diyata at aco'i hindi mo susundin

**Claud.** hindi nga, hindi nga, tampalasa't tacsil,

**Acricio.** ang catigasan mo ngayo'i susubuquin
at sa aquing lacas nasa co'i cucunin.

Acción de agarrar, al mismo tiempo ataja Niceo con espada

**Niceo.** Acriciong malupít oh sucab na loob
ilayó sa isip iyang asal hayop,
di ca na nagbigay bagcús pang naglubog
sa puri nang capua lalaquing ninirog.

Bitiu tampalasa't icao ay mahiya
sa oras na ito'i pabaón sa lupa,
nang hindi maramay ang iyong capua
sa cahalayhalay ngayong ninanasa.

**Acricio.** Sino cang pangahas, sino cang aalis
nang aquing acalang narini sa dibdib,
oh baca caya ca nangahas lumapit
inuudyucan ca nang malaquing inguit.

Sa guinauang itó Niceong sucaban
alangang ibayad ang ingat mong búhay

**Niceo.** púri nang duquesang iyong ihahapay
gagamutin nitong iyong camatayan.

Cun icao ay hindi alisin sa lupa
ang tanang lalaqui'i hahaua sa sama,
at icao ang bucód na macasisira
caya mamatay ca tauong solopica.

**Claud.** Itulot mo langit ang magandang palad
dito cay Niceong cahamóc nang sucáb

**Acricio.** ang iyong sumpain sa pagcapahamac
ang iyong catauan...
**Niceo.** =ito'i siyang dapat.
Pagcamalupit mo'i magcacadulo na
huag cang manganib mabunying Claudina,
**Claud.** pag-asa co'i labis.
**Acricio.** =oo, umasa ca
ang puri mo'i aqui't sampong buhay niya.

Pelean y coje á Acricio en los dos brazos.

**Niceo.** Gauin mo ang ibig mabunying duquesa
dito sa cuhila t tauóng palamara,
**Claud.** abata't ihatid sa ating monarca
**Acricio.** cun doón dadalhin aco'i di sasama.
**Niceo.** Sasama ca pusóng, sasama ca tacsíl
**Acricio.** aco'i dito mo na utasi't patayin
**Niceo.** hindi mangyayari't sa hari dadalhin
**Acricio.** lubhang cahiyahiyá ..
**Niceo.** —mahihiyá't baquin.
Itó'i carangalan nang para mong sucáb
**Acricio.** acó ay dito na maturang mautas,
**Niceo.** hindi mangyayari cundi ca iharáp
sa ating monarca caya hayo lacad.
At ihahatid ca sa haring Polimon
**Claud.** caya nga Acricio'i huag nang tumutol,
**Acricio.** di co masusunod mamatay man ngayón
**Niceo.** lalacad cang pilit tampalasang pusóng.
**Acricio.** Acó ay dito na maturang mautás
**Niceo.** hindi mangyayari ..
**Acricio.** — paanong paglacad
ang dalauang paa'i di halos mabuhat,
**Claud.** baquit matulin ca cun sa pagsusucáb.
**Acricio.** Pusóng na babai matabil cang lubhá
ngayong gapús aco'i uala nang magaua,
canina'i uala cang tahán nang pagluha
saca ngayon nama'i uica ca nang uica.

**Niceo.** Sucat na Acricio at tayo'i lumacad
**Acricio.** dito na utasin at huag iharáp,
sa haring Polimón ..
**Niceo.** =maulit ca sucáb
**Acricio.** baquit caya acó ay quinacaladcád.

## Sala de los moros.

Dos sillas y sale el sultan.

**Lentimar.** Guniguning ualang paguitanang luha
sa dibdib co't puso nang casasagasa,
at pinapalaguing hindi nauaualá
ang camatayan cong darating na yata.
Patungo sa salas pasa laberinto
sa generalife doón man at dito,
hangang sa Alambra'i casunódsunód co
itóng camatayan, Mercurio, Mercurio.
Mauutas acó ¡ay Apolo, ay, ay!
matinģining Ala aco'i caauaán,
bunying Tabalgante at Saturnong mahal
capós cong paghinģa ay iyong dugtunģán.
Dahil cay Mereida, cay Mereida'i óo
nagbuhat na lahat ang hirap cong itó
cundi si Ostaríc ang nagtamó't acó
uala nang daquilang Lentimar sa mundo.
Macapangyarihang dahás na pagsinta
varas mo'i laganap sa tamaang mata,
nacapaghimasoc at nacahatol ca
sa dalauang puso naming mag-aama.
Cundi ca naghari sa dalauang dibdib
nang aquing pag-ibig at sa cay Ostaríc,
di magcacagayon naman ang hinagpis
sa tapat mong puso para nang nasapit.
¡Ay! hindi rin gayon baquit sisisihin
dili marunong cang mili nang magaling,

ayos na cataua't butihing butihin
dili ang iba ma'i macahihírang din.

Para nang pagpili nang puso mo't dibdib
dito cay Mereidang himalá nang langit,
tanging ibinucod sa lic-ha nang dioses
na pinacabusog sa ganda at diquit.

Sino ang nagtamó sa ganitong alio
dili baga aco, óo nga aco rin,
pagca't si Ostaric na anac cong guilio
na sa pag-ibig co'i doon napasalin.

En esta salen Ostaríc, Mereida, Corchetes y los soldados.

**Ostaric.** Amang pinopoon baquin baga baquin
muc-ha mo'i naputos nang madlang hilahil,
**Mereida.** at ito ay cahit hindi man sabihin
dapat mahalata ninomang titingìn.

**Corchet.** Ngayon naniuala lamang ang loob co
na di magcaparis ang mata nang tauo,
ang tingin sa sulta'i di caparis ninyo
cun hindi bilasa ito'i nalalangó

**Lentimar.** Bunso co Ostaric, Mereida, Mereida,
óo may dalita acong dinadala,
inyong namamalas ang ganitong dusa
ang camatayan co'i parang naquiquita.

Eto na't narito ngayong dumarating
macaitlo nangang nadulog sa aquin,
niyayaya acong tumungo sa libing
caya ang sagot co'i cayo ang hintayin.

Cun ibig na ninyong aco ay sumama
ualang casiraan Ostaric, Mereida,
narito, narito, at titigan nila
tinatagnan aco hintay ca, hintay ca.

Narito na bunso aco ay bitiuan
inaabot acong cauitin nang camay,
na sa caliua co, Ostaric ay tingnan
sinusunod aco saan man lumagay.

Umilag nang munti óo umilag
at mamaya lamang aco'i sasama na,
aquing isasalin lamang ang corona
dito cay Ostaric at sa cay Mereida.

**Ostaric.** Hindi nĝa malayo ay amang ama co
sa hirap mong dala maguing dulo'i ito
cahima't dulanĝin nang tauo sa mundo
ualang mapipiling macacaparis mo.

Pinacabusog mo aco at pinuspos
nang linĝap na hindi macayang ipasoc,
sa calac han nitong boong sangsinucob
at napatabon ca sa dusa't himutóc.

Mangyayari cayang sigao mo'i marinig
sa lagay na yaon ay inis cang inis,
anoman ang lacas niyang iyong voces
sa cuhilang tainĝa ay hindi sasapit.

Ama ay natutong tumanao sa anac
sa itininĝin mo sino ang papatas
binuhat ang mundo't siyang iguinauad
at di pinayagang anac ay maghirap.

Sinong ama yaon, ang ama cong ibig
ang di nagpabaya dito cay Ostaric
ang naguing ama co'i pumili sa lanĝit
ganito na lamang amang mamamasid.

Totoo't maraming magandang ugali
sa loob nang mundo cahit hindi hari,
capag sa catauan ay maglulugami
iquinacait din sa balang hihinĝi

Sino ang caparis ni ama sa lupa
sinong mapipili cayo'i magsalita,
ay Mereidang poon...

**Mereida.** — Ostaric ang luha
pahiri't gauin mo balang magagaua.

**Corchet.** Hombre, hombre, que requisitos de moda
nang paglalambinĝang aquing naquiquita,

saráp na pagmasdan nitong mag-asaua
lalo't cariñosang para ni Mereida.

**Lentimar.** Huag magpighatí bunsong quinacasi
at aco'i uala nang dusang masasabi
cun caharáp cayo at ang dilidili
ualang nasa cundi yacaping mabuti.

Halina sa trono bunsong guiniguilio
at itong diadema'i aquing isasalin
sa ulo niyaong esposa mong guilio
tunay na sultanang sucat quilalanin.

At pipintuhuin nitong boong Turquia
sapaca at aco'i tantong matanda na,

**Ostaric.** hindi tumatangui ang anac mong sinta
**Mereida.** at gayondin naman itong si Mereida.

Sientanse Ostaric y Mereida.

**Lentimar.** Ang ulo mo bunso'i aquing puputungan
nang corona nitong pagcabunying sultan
dapat quilalanin nitong caharian
na pintuhuin ca nang lahat nang caual.

**Los sold.** Vivang ualang hanga ang sultang Ostaric
**Lentimar.** sampo nang esposang caloob nang dioses,
**Los sold.** gayon din ang amin sultanang ibig
**Corchet.** baquit di iviva naman si Corchetes.

Vuelven todos á la escéna.

**Ostaric.** Sapagca tapos na amang guiniguilio
at naubos muna ang boong pagtingin,
hinacot sa puso't dinala sa aquin
ang dungoy co naman ay iyong tangapin.

**Lentimar.** Turan aquing bunso't hindi masisira
lilong guniguni'i huag sumagasa,
at aco'i sandaling iuan mong payapa
nang paquiquiusap sa dalauang mutya.

**Ostaric.** ¿Sino ama yaon sino ang cucuha?
sinong mangangahas sa iyong hininga,

ang saquit mong ito'i aquin nang quilala
di iba't galing din ito cay Mereida.

Ama ay cun gayon di sucat puingin
sa hirap mong ito quita'i gagantihin,
yamang iniirog muli mong tangapin
ang ibinigay mong esposa sa aquin.

Upang sa hirap mo'i siyang maguing lunas
cun mainom itong cay Mereidang dilag,
para nang balsamong nag silbing panghugas
niyaong dacong una nang aco'i maghirap.

Casing pinopoon si ama'i lingapin
para nang paglingap nang aco'i bihisin,
at ang iguinamot di baga icao rin
icao rin cay ama ang dapat tumingin.

**Mereida.** Oo, esposo co't lalangapin co na
ang apdong mapait na lalo sa mirra
ano ang gagauin pagtiís Mereida
nguni't itong bagay di dapat macaya.

**Ostaric.** Saguipin sa hirap ang aquing magulang
tingnan mo ang anyo't mistula nang bangcáy

**Mereida.** aquing pipiliting abutín ang camay

**Lentimar.** tapos na Ostaríc ang aba cong buhay.

**Ostaric.** Naano si ama...

**Mereida.** —namatay Ostaríc

**Ostaric.** anong hirap itong pahatid nang dioses,-
ay ama cong poon hangang sa mapatíd
ang buhay mong hauac paua rin pag-ibig.

Pauang pagmamahal at pauang pag-irog
ang aquing naquita sa tapat mong loob,
sa munting bayad co'i tuloy nang tinapos
ang tangang hininga..

**Mereida.** —ay calunoslunos.

Nang nasapit nitong marunong magmahal

**Ostaric.** ay amang ama co ito'i huling arao,
sa pagmamahal mong di co nabayaran
ang capalit ngayo'i isang mundong buhay.

Hindi na titiguil sa paquiquilamas
at hahanapin cong búhay ay mautas,
maramay sa iyo amang nililiyag
ay Mereidang poon cay cahabag-habag.

Itong napagsapit ni amang nagpala
**Ostaric.** Ostaríc ang sugat nang hindi lumalá,
huag mong tinagui't nang di manariua
sa panghihinayang sa napangányaya.

*Salen apresurados Molasém, Caríp y Loked.*

**Los Tres.** Ano ang nasapit nitong aming sultan
**Ostaric.** ang soldados natin ang ihandang tunay,
at ating bihaguin ang balang binyagan
iramay cay amang napatdán nang buhay.

Ang bangcay nang sultan ay capagcalibing
guerrang ualang hinto ngayon ang gagauin,
at icao Mereida'i sumama sa amin
**Mereida.** ito'i siyang ucol...
**Todos.** —guerrang ualang tiguil.

## ACTO 4.º

### Sala de los Cristianos

*Salen Polimón, Menard y Leates.*

**Polim.** Ito'i tacdang arao nang nayaring hatol
sa úlong puputlin ni Rolanteng pusóng,
at di mangyayaring ngayo'i mauurong
masangsang cong poot na halos mag-apoy.

Icao naman duque ay catatauag din
sa aua nang langit at manga pagtingín,
upandin ang iyong bunsong mairoguin
payapang sumapit dito at dumating.

Baca ang isip mo'i nacaligtas ca na
sa daratning hirap hindi pa, hindi pa,
hangang uala itong butihing duqesa
liíg mo'i catapat nang isang espada.

**Menard.** Anac na malupit anac na masama
tingni acong ama ngayong na paguitna,
sa talas nang lalong masaclap na uica
at nagtulistulis namang pagbabala.

Sapagca't sa lahat aco'i masisisi
dito sa madlá nang bagay na nangyari,
**Leates.** may carampatan nga marangal na duque
na paghanapan ca sa anac mong casi.

Sa pag-alis ngayon nang bunsóng duquesa
mangyayari cayang tanungin ang iba,
sa banta co'i hindi at icao na ama
ang macatatatap...
**Menard.** — sucat palamara.

¿Sa bagay taho mo nang bago umalis
nagsabi sa aquin...
**Polim.** — cun hindi mo batid
at di casapacat sa ganitong nais
ano't sa anac mo'i di ca natigatig.

Mabuti pang siya ay dumating ngayon
nang di ca masama cay Rolanteng pusóng,
ito ang tadhanang arao nang paghatol
sa caniyang ulo, Leates, paroon.

Hanguin ang lilo sa culungang carcel
ituloy sa plaza't ang ulo'i tagpasin,
nang di mamihasa ang sino mang tacsil
na nangagbubudhí nang lihis sa aquin.

**Leates.** Paalam monarca't susundin ang hangad
**Polim.** hayo na at icao'i magbiglang lumacad,
ang mahulihan cong magbantang magsucáb
sa sino't sinoma'i agad mauutas.

**Menard.** Dahil sa guiraua nang anac cong pusóng
na sa sa timbangan ang aquing caucol,
at pinapagningas loob ni Polimon
sa galit at balang ualang casing-gayon.

Salen Leates y Rolante como sentenciado

**Leates.** Narito na hari ang bunying general
**Polim.** itulóy sa plaza at quitlan ng buhay,
**Rolante.** hindi tumatangui acong hinatulan
bagaman at ualang bahid casalanan.

Anó ang gagauin palad co'i magtiis
sa bituing húlog sa iyó ng langit,
cun itò ang siyang dapat cong masapit
di tinatanguihan hari co'i mag-isip.

Pagbulayin mo po cahit sa sarili
ang pinapapasang hirap cay Rolante,
cun aco'i may sala dapat na mangyari
ang anoma't hindi dapat na magsisi.

Nguni at cahima't aninong maturan
ualang mababacas sa aquing catauán,
at ang catapusán na hàtol mong bigáy
ay hindi malangap ng abá cong buhay.

Acó'i narito na sa cusang pagsunód
at culang na lamang tabác ay mahulog,
dini sa liíg co't úlo ay mapúgot
nguni at lisiyá ang hatol mo't utos.

Macupcuping langit sa iyóng pagtingin
caloloua't búhay ay inihahain,
icáo na pó'i siyang bahála sa aquin
catapusang uica'i (isang panguiguiguil.)

**Polim.** Sucáb na Leates at masamang campón
anó at hindi mo ganapin ang hatol,
**Leates.** luhod na Rolante ng di aco ngayon
maramay sa iyong daratning lingatong.

En esta salen Loked y dos soldados.

**Loked.** Tacsíl na consejong iyóng inutusan
na pinapaghatid sa aming general,
duquesang dalá co'i inagao sa daan
sampóng cami'i ibig alisan ng buhay.

Ito'i cun caya co ipinatalastas
ng di mo uicain ang sultán co'i sucab,
at hindi marunong na maquipag-usap
ng bagay sa isang punong sacdál taas.

Labis cong mauicang yaong tampalasan
sa caniyang hari ay ualang pitagan,
cun ito'i marunong magmahal sa buhay
sucat magunitáng icao po'i igalang.

**Polim.** At sino ca ngayong aaral sa aquin
anò ang isip mo di co nalilining,
tingnì ito Menard at Rolanteng tacsíl
pagcacaganito'i sa inyo nangaling.

Duqueng ualang apdó cundi itinulot
ang pag-alis dito ng anac mong irog,
mahusay na pisi ng aquing pagluhog
hindi maguguló't magcasicot-sicot.

At di mo talastas cun saan dinalá
ng tacsil cong campon ang bunying duquesa

**Loked.** sa pagtatacbuhan ng lahat cong sama
ng oras na yao'i nalibang ang matá.

Hindí co naquita cun saan tumungo

**Polim.** casabihán dati cayó sa pagtacbó,
at cun may loób ca disin sa sultán mo
di mo maiuan ang útos sa iyó.

Cun para nga nitóng cayó ay matanong
dili pagtabo rin ang maitutugón,
ó ang matuid mong na sa loob ngayon
ang cayó ay hindi marunong humabol.

At talagang cayo'i hahabulin lamang
lalo na sa guerra at pagpapatayan,
ngayondin Leates, bunying duque Menard
si Acricio'i inyong hanapin sa parang.

Ualang pagparunan yaring pagngiñitngit
Menard na sucaba't Rolanteng balauis,
lilong catiuala na pinapaghatid
nasaan, nasaan, ang dalang capalit.

Tacsil na Leates dili ang utos co
paghanaping biglá lilong si Acricio,
baquit hangáng ngayón cayó ay narito
masasamang sacop oh cuhilang moro.

**Leates.** Hindi co matatap ngayon ang pagsunod
sa mahal na hari naming nag-uutos,
cun iiuan co na ngayon ang pagpugot
dito cay Rolante't cami'i pa sa bundoc.

**Rolante.** Pighati na naman ang aquing naringig
sa buhay na abá ng casi co't ibig,
ang boong may sala nito'i si Leates
cun baquit hindi pa tinagpás ang liig.

Dili cun patay na'i di co napaquingan
ang sumbong nang moro cay Claudinang buhay,
matinding dalitang ualang catapusan
sa casi co't sinta'i nagcapisanpisan.

¡Ay! Claudinang poon ibig co pa ngayon
datnan mo na nitong aco'i nababaon,
ng hindi masiri sa iyong lingatong
at pagdaralitang nagcasusonsuson.

Daguilang Polimòn baquit di pa subhan
ang poo't mo't galit sa dugó co't buhay,
hininga'i narito at iniaalay
iutos nang biglang aco'i ipapatay.

**Polim.** Huag magmadali't baca ang isip mo
macaliligtas ca sa bagay na itó,

**Rolante.** aco'i alinsunod at hinihingi co
nang boong pagluhog na putlan ng ulo.

**Polim.** Anong hinihintay Leates na sucab

**Leates.** ang aquing pagsunod hari nagagayac,
nguni't ang bucod cong hindi natatatap
cun alin ang aquing uunahing dapat.

**Polim.** Sa pagpugot ngayon at pagpasayungib
gaanong magdaan sa tacsil na liig,
ang talas nang iyong tabac na panabig
saca si Acricio'i paghanaping pilit.

**Leates.** Huag icagalit monarca cong bantog
at ito ay hindi sa di co pagsunod,
pag-aantabay co sa mahal mong utos
caya nababalam ang aquing pagpugot.

Caya nga Rolante pagsisi ng sala
sa oras na ito'i tuloy lumuhod ca,
**Rolante.** di anhin na lamang ang tangang hininga
malagot na bigla ngayon at mapaca.

Abá nanununghay na mata ng langit
sa isang aliping puputlan ng liig,
sa malaong sanga ng iyong pag-ibig
ang mga sala co doó'i nangangapit.

Upang macarating sa nasang matamo
na payapang bayan ang caloloua co,
at di ninanais na cahabagan mo
ang nananalanging puputlán ng ulo.

Hindi casiraang buhay co'i mapaui
cun siyang adhica ng mahal na hari
at di na tututol bagaman at mali
ang nangyaring ito sa palad cong saui.

Sa pag-ibig dahil quiquitláng hininga
anò ang gagauin dili magtiis ca,
cun icararangal nitong boong Francia
huag na sirai't utos ng monarca.

Hayo na Leates sundin mo ang hatol
Francia ay paalam, paalam Polimón,
matiis co naua't huag maguing leon
pùso cong lalangap ng masidhing hatol.

Accion de dar tajo Leates, al mismo tiempo salen
Nicco y Claudina, y Acricio como cautivo.

**Claud.** Si Rolante itong natanao sa plaza
tindig casi't irog hahalinhan quita,
**Rolante.** mangilag ca poon sa bunying monarca,
**Claud.** parusa sa iyo damay ang hininga.

Aquin tinutubus oh monarcang mahal
sala ni Rolante nitóng aquing buhay
sa anoman ngayong naguing casalanan
patauari't acó'i siyang parusahan.

**Polim.** Sucat na Claudina't baca yaring dibdib
sumabog sa iyong inasal na gánid,
**Menard.** ualang puring anac na lilo't balauis
lalo ca ngang dapat putlán nang liig.

Di pa na nangyayaring iyong nacucuha
sa isang magulang ang maquipagquita,
unang dinamayan itong sumisintá
at ang itutubos ang iyong hininga.

**Claud.** Ay amá cong poon ito'i ipatauad
at nayuyuracan ng sinta ang lahat,
**Menard.** alis tampalasan aco'i ualang anac
lalo na't para mong isang manunucab.

**Polim.** Aco'i lalong dapat masactan sa loob
sa inasal ngayon nang anac mong irog,
nguni't tinipid co ang udioc nang poot
bagama't sa init aco'i matutupoc

Sa pagmamasáquit na aquing naquita
lilitao na aco'i iiruguin niya,
ibig cong mabatíd mahal na Claudina
gaua ni Acriciong lilo't palamara.

**Claud.** Labis sa buhay co ang pasasalamat
dito cay Niceo't aco'i na iligtas,
sa bantang masama ni Acriciong sucab
dito sa puri co na icalalagmac.

¿Anó naman ngayon sala ni Rolante?
**Menard.** tacsil na anac cong ualang munting puri,
inuusig mò pa?...
**Polim.** —paghinahon duque.
**Claud.** Inahihingi co nang tauad sa lahat
buhay ni Rolante...
**Polim.** —hindi nararapat,

inuusisa co'i di pa nalulutas
isinisicsic mong pilit ang pagliyag.

Magpapacunuaring hahatulan siya
at ipaquiquitíl ang tañgang hiningá,
nang lálong malubós at magcahalaga
ang pagtiñgin ñgayon sa aquing pagsinta.

**Niceo.** Sira rin nga palang lahat ang matuid
capagca sa tauo'i nasoc ang pag-ibig

**Leates.** nanindig na naman yaring pagñgiñgitñgit
sa balang iquilos nang babaing ganid.

**Menard.** Sa tuituina'i cun ganitong asal
ang maquiquita co sa anac na-hunghang,
hiñgi co sa haring itong tampalasan
iramay sa lilong paquitlan nang buhay.

**Polim.** May galit ca duque yata sa pagdating
nang anac mong irog at mapapaaquin,

**Menard.** hindi gayon hari't sa gaua nang tacsíl
aco sa dañgal mo'i hindi macatiñgin.

Pusóng na anac co...

**Polim.** — duque ay paghunos
at namamanhic na yaring aquing loob,
Claudina'i sabihi't ibig cong matalos
gaua ni Acriciong tampalasa't hayop.

**Claud.** Sa paglacad naming uala ñgang balisa
nitong maghahatíl na narito pala,
pagdating sa parang hinarang pagdaca
ni Acriciong pusóng aco't ang casama.

Totoo't malabis itong pagtatangol
doon sa sucaba'i hindi nacasahol,
madlang casama co'i nagsilayas doon,
aco ang nalagac sa pagcalingatong.

Dito na minulan nang sucab na dili
ang bantang ihapay ang iñgat cong puri,
sa aua nang lañgit na lubhang malaqui
nang gagambalain may isang nag-uagui.

Sumaclolo't aco'i hinango sa hirap
saca ang espada'i bumugá nang quidlat,
si Niceo hari ang siyang nagligtas
dini sa puri co't Acricio'i nabihag.

**Polim.** Leates hayo na at dalhin ang pusong
ihatid sa plaza at patain tuloy,
huag mo nang hintin ang anomang tutol
at ito ang siyang parusa cong hatol.

Hayo't calaccarin, caladcaring agad,
caladcarin itong tampalasa't sucab,
¿anong hinihintay?...

**Leates.** —Acricio ay lacad
baca pa sa iyo aco ang maharap.

**Rolante.** Di na malulumbay yaring abang dibdib
.cay Claudinang sintang buhay na nasapit,
pusóng na Acricio, tumutungong langit
ang aba sa aquin huag ipagcait.

**Acricio.** Anó ang gagauin oh lisiyang palad
sa pag-iimbot mo nitong maling hangad,
dapat cang magtiis nang pagcapahamac
sa cagagauan mo buhay mauutas.

Cundi sa acala't nasang camalian
na maihapay co puring iningatan,
hindi masasapit ang maquitlang buhay
sa oras na ito. .

**Polim.** —¿anong hinihintay?

Na baquit Leates ang balang iutos
hindi mo mabigla ng ayong pagsunod,
diua ang ibig mo'i sa iyo mahulog
ang lahat cong bala tampalasang loob.

¿Hangad mo ang gayon?...

**Leates.** —hindi haring mahal,
luhod na Acricio't sala'i pagsisihan,

**Acricio.** ang abang palad co saan man ilagay
ay cumiquilala nitong casalanan.

Pataual Polimon, pataual Rolante
pataual Claudina at Menard na duque,
pataual Leates, Niceong bayani
itong si Acricio at arao ng hulí.

Maamponing langit ang tulong mo't áua
huag ipagcaít sa búhay cong abá,
**Leates.** pataual Acricio at ang aquing ambá
sa liíg mo ngayó'i lalagpác na bigla.

Ulo ni Acricio'i tagpas na't nangyari,
**Polim.** ¿baquit di isunod naman si Rolante?
**Claud.** ang capahamacan nang sinta co't casi
di co tutulutan anomang mangyari.

Mauna na aco ngayong ipapatay
daraquilang hari...
**Polim.** —laquing catacsilan
nang manga quilos mong ipinatatanao
sa aquin Claudina...
**Claud.** —¿ano ang dahilan?
**Polim.** Bucod ca na bagang mayroong Rolante
sa aqui't sa ama'i ipinagmalaqui,
at dito sa Francia'i uala nang lalaqui
pangalaua nitong iyong quinacasi.
**Claud.** Cay ama't sa hari di co maguing sala
ang capangahasang dito ay naquita,
pagca't ang pagtingin sa isang pagsinta
quinararamayan nang tangang hininga.

Ang isang pag-irog sa aming babai
aeuan sa inyo na manga lalaqui,
nguni't cun sa aquin ang maisasabi
cahit yaring buhay damay co sa casi.

Natanao ang sintang puputlan ng liig
ano't di co gauin ang pagmamasaquit,
icao po ama co't haring nagagalit
sa lahat nang ito'i dapat na mag-isip.

Na cun si Rolante hininga'i maquitil
anopang halaga nang aquing pagtingin,

Polim. lubhang lapastangan cun icao'i magturing
talas nang sagot mo'i aquing susubuquin.

Cahit si Rolante, aco ma't sinoman
sa iyo isa ma't di maquiquinabang,
tumbas sa gaua mong calapastanganan
ngayondin Leates quitlan mo nang buhay.

Claud. Iraramay acong puputlan nang ulo,
Polim. oo't siyang yaring hatol co sa iyo,
Claud. salamat Polimon at iyang bigay mo
na camatayan co ay naguing Paraiso.

Unahin Leates yaring aquing buhay,
salamat Polimo't iyong hinatulan,
sinta cong Rolante ang haring marangal
tayo nang dalaua'i cusang hinatulan.

Rolante. Sa nangyaring ito yaring pagtitipid
magpapahalatá nang volcan cong galit,
diyata Polimo't iyong matitiis
caming ualang sala'i puputlan nang liig.

Aco'i guinayon na't cusang hinatulan
hindi po tumutol nang anoman lamang,
bago'i ang buhat mong naguing casalanan
hindi mauatasan sa dalang tagumpay.

Na cun aco'i uala't lumayó sa hocbó
sinong mag-uutos sa manga soldado,
sa lahat nang yaon cun naguing sala co
hindi tumatangui at siyang hatol mo.

Nguni baquit naman itong si Claudina,
Claud. aanhin Rolanteng aco'i mabuhay pa,
baca sa pagpilit nang hari't ni ama
aco'i mapahamac sa hindi co sinta.

Cun tapat sa puso itong pag-irog mo
na para nang aquing pag-guiliu sa iyo,
di cun magcasabay na mamatay rito
magpahangang langit mag-esposo tayo.

Baquit hahangaring aco'i mabuhay pa
cun icao Rolante'i maualay sa mata,

di mahang̃ay ng̃ayon tayo'i magcasama
**Rolante.** magcaramayramay quitlan nang hining̃a.

**Polim.** Ualang iquinilos ang dalauang sucab
dini sa puso co cundi ang camandag,
at sa aquing dugó ay doon cumalat
caya ng̃a Leates patain mong agad.

**Claud.** Aco ang unahin...
**Rolante.** — aco na Leates,
**Niceo.** daquilang Polimon icao po'i mag-isip,
iyo ng̃ang tanauin ang mang̃a matuid,
nang di maguing saui sa utos nang lang̃it.

Ang alin mang leyes ay may pahintulot
at sampo nang lang̃it ay nagcacaloob,
mamili ang tauo sa gauang pag-irog
hindi binabaual at bugcus pang utos.

Lahat ay mayroong capahintulutan,
lalaqui't babai na sa maibigan,
hindi nasasaclao nang capangyarihan
pumutol sa sinta cahima't magulang.

Di co mang sabihin hari'i iyong batid
sinta'i sumisira nang lacad nang leyes,
pagca't sa ninirog ay ualang matuid
para nang ling̃apin yaong iniibig.

Hindi po malayong bucas macalaua
uicain nang lahat na nacatataya,
dinaan sa pilit sinta cay Claudina
na ayao'i dinahas nang pagcamonarca.

**Polim.** Tacsil na Niceo ang magandang loob
na pinatanao mo't mabuti cang sacop,
iyong sinindihan nang uicang pag-ayop
at sa buhay mo rin ng̃ayon ay tutupóc.

Sapaca monarca'i anong naguing culang,
at alin ang maling nagaua sa bayan,
**Niceo.** yayang may isip ca at capangyarihan
ang bagay na ito'i di dapat hatulan.

Aco'i isang condeng sibol din sa Francia
caya para lamang nagbibigay mata,
at ang casiraan nang iyong corona
ay casiraan din ngayon nang lahat na.

Nahihiya acong bucahin ang bibig
at baca po icao ay magdalang galit,
**Polim.** ang lahat nang iyong manga minatuid
ay nagpapalubha sa alab cong galit.

**Niceo.** Catuiran hari na ipagsalita
ang itinututol cun hindi lisiyá,
**Polim.** hayo't ipatuloy ang nais mo't nasa
ang tanang catuiran nang mapag-unaua.

**Niceo.** Di baga hari co ang bunying duquesa
iyong iniibig na maguing esposa,
sa bagay na ito'i di namimili ca
para nang pagpili naman niyong iba.

Icao baga hari nama'i mapipilit
ang mahal mong puso sa iba't umibig,
na sa sa duquesa ang boo mong isip
di gayon din naman ang sa ibang dibdib.

Uala nangang ibang dapat na masunod
sa bagay nang sinta't manga paglilingcod,
cun hindi ang atin na sariling loob
ano't hahatulan ang ayao umirog.

Cun sumapit caya ang balitang ito
sa macatatantong iba't ibang reino,
¿dili mauiuicang ang manga consejo
sa reino ng Francia'i pauang ualang tuto.

Puno'i nasisinsay sa lihis na lacad,
pupugay nang ulong di carapatdapat,
baquit nahihilig sa isang pagliyag
diyata't uala nang umacay sa landas.

Cun nalulubog na sa pula't siphayó
may calabanan nang ang ulo'i matayo,
sinabi co lamang cahit patain po
susunod sapagca't quilala cang puno.

Ang bagay na ito'i sucat at sinabi
icao rin po'i siyang macapangyayari,
**Polim.** sa puso co'i ualang bagay na mabuti
cundi ang mamatay lilong si Rolante.

Sino sa narito ang macasusuay
nang balang ibig co...
**Niceo.** —Polimong marangal,
masusunod mo po tanang cagustuhan
nguni at ilihim sa lahat nang bayan.

Naroon ang pula't naroon ang lait,
naroon ang sira sa dangal nang francés,
at hindi mumunti ang pupulang bibig
sa pina-iral mong lumagtao na leyes.

**Polim.** Ang mabuti nito ngayon ay tacutin
ang bunying duquesa't ng aco'i guiliuin,
ualang masusunod na sinoma't alin
sa oras na ito cun hindi ang aquin.

Hayo na Leates at putlan nang ulo
**Leates.** tapos ca duquesa...
**Rolante.** —hindi iyan lilo,
**Polim.** itong si Rolante'i siyang unahin mo
**Leates.** pataurarin conde..
**Claud.** —Polimon cong ibig.

**Rolante.** Claudina, Claudina...
**Claud.** —quita'i naririnig
huag maghinampo't buhay mo'i ibalic,
**Polim.** caladcarin itong babaing malupit
at iuang mamatay ..
**Claud.** —Polimon cong ibig

**Polim.** Iniibig aco ay baquit Claudina
cahi t sa harap co ang hauac mo'i iba,
**Claud.** ang aquing Rolante'i di co mababata
mapatdan nang buhay...
**Menard.** — lilo t palamara.

**Rolante.** Salamat langit co't ang amis na buhay
muling nanumbalic sa abang catauan,

**Claud.** patauad ama co sa naguiguing culang
dala nang pighating aquing dinaramdam.

Loob mo Polimon ngayo'i magpasiya,
sa aqui't sa conde..
**Polim.** —cayo ay ligtas na
cun-tinatangap mo ang aquing pagsinta,
**Claud.** tindig na Rolante...
**Polim.** —sagutin mo muna.

**Claud.** Sagot na hangad po caya'i macailan
tinugon na quita ngayon ngayon lamang,
**Polim.** icao ang bahala sa pinag-usapan,
**Claud.** tindig na Rolante na casi co't buhay.

**Rolante.** Ang ibinigay mong buhay co at palad
ang buhay na di rin sasapitin bucas,
**Claud.** baquin Rolante co...
**Rolante.** —at di mo talastas
ang bigay mong tipán sa haring mataas.

**Claud.** Langapin co ngayon putlan ca ng ulo,
**Rolante.** oo, mabuti pa't huag ang ganito,
may sintang naturan di na Claudina co
cun di cay Polimon...
**Claud.** —¿cay Polimong ano?

**Polim.** Yayamang ang iyong nasa'i naganap
bayaning Niceo't duquesa Claudina,
aco namang yari'i magpapaquilala
ng na sa loob co at dinguiguin nila.

Magmula na ngayon Rolante'i ialis
dito cay Claudina ang iyong pag-ibig,
**Rolante.** anong hirap itó tumutungong langit
ang aquing pag-ibig puputuling pilit.

Ibaual ang sintang mahal sa loob co
para ring nalansag sa aquin ang mundo,
**Niceo.** lalong camatayan sa paquiramdam co
ang nasapit ngayon ng sintang catoto.

**Leates.** Mabuti nga lilong icao ay baualan
at ng aco'i siyang maca ibig naman

**Menard.** ang loob co't dibdib sa capangauiban
ngayo'i nacalasap ng catahimican.

**Polim.** Icao naman moro'i macalalacad na,
**Loked.** hindi co maiuan ang bunying duquesa
**Claud.** daquilang Polimon diyata po baga
ipapapasan mo ang lahat ng dusa.

**Polim.** Cun ang mangyayari ang lahat ng iyo
aco naman caya ngayon ay paano,
**Claud.** tunay nga po't buhay ang ibinigay mo
ang capalit nama'i dusang ualang dulo.

**Polim.** Ito'i paanhin mo't siya cong ligaya
na macalulunas sa hirap at dusa,
**Claud.** cun gayon din lamang daquilang monarca
ipaquitil na pong muli ang hininga.

**Polim.** Ang hinihiling mo'i lalong camalian
sapagca't hindi nga naparurusahan,
ang sinoma't aling ualang casalanan
**Claud.** gayon pala'i baquit cami'i hinatulan.

**Polim.** Sucat sa nasa co ang dapat masunod
at di ang sa iyong manga isinagot,
ang aquing tadhanang iyong isaloob
pagdating ng bucas camay mo'i iabót.

## ESCENA SEGUNDA

### Sala de los moros.

Salen Molasém, Caríp, Loked y soldados armados.

**Molasém.** Baca may culang pa sa baon at armas
hangang naririto cayó'i magsiyasat,
sapaca't tuloy na itong ating lacad
sa calac-hang Francia sa paquiquilamas.

Daraanan lamang itóng mag-asaua
sa labas ng baya't siyang bilin nila
sa saquit ng loob ng bunying sultana
naquisanib tuloy sumama sa guerra.

**Carip.** Sucat na damdamin ni Mereidang mahal
buhay na nasapit nitong si Lentinar,
at sinoman yata ay manhihínayang
sa mabuting loob na manḡa patanao.

**Loked.** Cun minsa'i uala nḡ cagarang tumiḡin
sa anac na sinta itong sultan natin,
hangang sa nalagot buhay ay maquitil
ipinaquiquita'i manḡa pag-guiliu rin.

**Molasém.** Ito nḡa sa bagay ito't dili iba
ang nagugunita sa tuituina,
at bihibihirang oras na sumala
na hindi pagquilos na sa alaala.

Sa hirap nḡ loob nḡ sultang Ostaric
naacala tuloy gubatin ang francés,
at dito ihanap nḡ lunas na bihis
ang caniyang pusong natiguib sa saquit.

Caya ang nasa cong nangyari sa loob
nḡayon din lalacad at di mauudlot,
itong ating hocbo hirang cong soldádos,
**Todos.** pagdating sa Francia'i isabog ang poot

## Sala de los cristianos

Salen Rolante y Niceo,

**Rolante.** May pighating buhay na cahabag-habag
lumulón nḡ hindi sucat na malanḡap,
dito sa narating na pagcapahamac
mabuti pa nḡayong aco ay mautas.

Cun mamatay aco't buhay ay mapatid
di na lalasapin ang hirap at saquit,
matang nacatitig siyang pisisilip
sa silong nḡ sinta baquit di maduquit.

Nang di na maquita si Claudinang poon
sa piling candunḡan nḡ haring Polimon,
ano at hindi pa maramay na nḡayon
ang abang buhay co sa sintang pinutol.

Icao ang may sala catoto Niceo
sa gan:tong hirap na napagsapit co,
at ang ibinigay na sa paglingap mo
bagcus camatayan ngayon nang buhay co.

Cun aco'i hindi na sinaguip mong tunay
sa bumucsong galit nang haring marangal,
di aco'i lubos nang ngayo'i natiuasay
sa bayang payapa't ualá nang dinamdam.

Payapa na sana aco't nahihimbing
sa isang libingan di anong gagauin,
ang hari at itong si Claudinang guiliu
di na maquiqu ta sila ma'i casalin.

Tingnan mo pa't itong aua mong nangyari
hilagaang tungo nang hirap cong iui,
at baguiong masasal na lalong matindi
nitong pagdurusang nugsó cay Rolante.

**Niceo.** Ito ang napala ito ang nacamit
ng puso cong busog sa pagmamasaquit,
¡ay! catotong irog basahin sa dibdib
natatalang letra ng aquing pag-ibig.

Bubucsa't ng iyong maquilalang buo
cun may catacsilang bahid na nahalo,
ng oras na yaon ang mahal mong anyó
di co matitiga't mata'i nanglalabo.

Pugutan ca'i aquing matitiis caya
na icao'i bayaan sa pagdaralita,
sa gayon Rolante di mapapayapa
at capagnangyari ang dugo'i babaha.

Minamagaling pang aco ang mauna
at cun mangyayari tayo ng dalaua,
caya ang inisip na guinaua co na
ang icagagalit ng ating monarca.

**Rolante.** Naquilala co na ang tapat mong dibdib
pataual catoto't sa sulsol ng saquit,
cumuculong dugo'i di nacapag-isip
dahilan sa sintang sa aqui'i inalis.

Pinapanatiling acó'i binaualan
sa sintang di sacop nang capangyarihan,
saan pinalusót yaong catuiran
nang nagmunacala nitong cagagauan.

Anác man at sino ó caya alípin
huag nang mabagay matulad sa aquin,
lactao sa ugali alisi't píguilin
pagsintáng naturan nang sinoma't alin.

Cayá sa adhicá nang mahal na hari
camahalang lahat di na pinag-uari
sa aquing pag-irog at mg̃a pagbáti
di co malalang̃áp itóng gauang malí.

Cun ang camataya'i magaang masunod
lalo na't hari co ang siyang mag-utos,
nguni't cun ang púso'i huhubdáng pag-irog
Sale. patauad Polimo't di co malalagóc.

**Claud.** Inagao na pilit nang aquing pagcasi
ang macausap ca sinta cong Rolante,
ang na sa loob mo ng̃ayo'i ipagsabi
cun ano ang dapat na gauing mabuti.

Halica irog co, baquit umaasim
ang mahal mong muc ha't sa ano ang dahil?
**Rolante.** lumayo ca ng̃ayo't huag causapin
baca maquita ca ng̃ hari mong guilio.

Na cun dito nama'i abutin cang matá
ng̃ iniirog mong daquilang monarca,
natuloy at sucat na quitláng hining̃a
acong linisan mo sa mg̃a pagsinta.

**Claud.** ¿Linisan cang ano? maling pagsusulit
sa dibdib co'i ualang ibang nàsisilid,
cundi ang puso mo magsabi ang langit
na nacatatatap ng̃ aquing pag-ibig.

**Rolante.** ¿Tatanung̃i't anó? dati ng̃ quilala
ang pagmamahal mo sa aquing pagsinta,
at di ng̃ayon lamang naman naquiquita
ang iyong pagting̃in sa ating monarca,

At sa catunaya'i cun hindi pa gayon
baquit nanasaing ulo co'i maputol,
di ang catuturan ito'i iyong sulsol
pagca't ang dibdib mo'i dibdib ni Polimón.

Cahima't aglahi di dapat isipin
ang bagay na ito sa buhay cong angquin,
dangan itinurong ganito ang gauin
ni Polimóng iyong sintang guiniguilio.

Ipinagduro mo ang lahat cong dangal
di pa minatamis ang ganitong bagay,
iniutos mo pang aco'i quitláng buhay
ng iyong Polimong pinacamamahal.

At cun ito'i hindi hangád mo sa aquin
dili caharap ca ng aco'i daratnin
ng bagsác ng tabác at ulo'i puputlin
anó't cay Polimón di mo sansalain.

Salamat Niceo at cun hindi icao
buhay co'i tapus na ulo ay napugay
at si Claudina nga ang siyang nag-alay
sa Polimón niyang macapangyarihan.

Aanhin mo ngayóng aco'i lingapin pa
sa lagay co'i di ca sucat maguing reina,
ang bagay sa aquin doon sa pastora
si Polimo'i tingnan sapagcat monarca.

**Claud.** Diyata't culang pa ang aquing pag-ibig
at tatampohan mo'y sa laquing saquit,
monarca't magulang, catauan at dibdib
niualang halagá sa pagmamasaquit.

Naguing cataním cong lahat sa pagsintá
nang oras na yaon at magsalita ca,
di co pinayagang masilid ang ibá
sa puso cong iyó magpaualang hangá.

**Rolante.** Cay saráp na uica iyáng ibininhi
tumubo sa iyong masasayang lábi,
ito'i cun sa turing nguni't cun sa budhi
yaong si Polimóng marangal na hari.

Aquin ang pag-irog, aquin ang pagtanao
aquin ang paglingap cun iyong tuturan,
nguni't tanang ito'i siyang iaalay
sa dibdib ng bunying Polimon mong mahal

Minamahal mo nga aco sa pangaco
at mga pagtinging niuangqui sa biro
caya nga't sa bagay ngayong pagsiphayo
nang iyong Polimo'i di ca cumiquibó.

Hayo ca na hayo't aco'i pabayaan
sa ganitong hirap tua mo rin naman,
ang aco'i maquitang alisán nang buhay
ng iyong Polimóng pinacamamahal

Di co hinahanap ang iyong pagtingin
bayaan na acó't anó ang gagauin,
hayo ca na hayo...

**Claud.** —¡ay Rolanteng guiliu!

**Rolante.** si Polimo'i siyang dapat mong tauaguin.

Huag acong yari...

**Claud.** —ang buhay mo ibig
cundi man pang-una'i pangalauang langit

**Rolante.** balang uicain mong biro'i naglalagquit
at sa cay Polimón lahat naniniquit.

**Claud.** Di gayon Rolante...

**Rolante.** —baquit Claudina,

**Claud.** paglait mong itó'i di co na macaya,

**Rolante.** yari na yari na at sa guhit na
ang camatayan cong inyóng maquiquita.

SALE

**Menard.** Ualá cang gunitá Claudina sa gayóng
malabis na bala ng haring Polimón,
narito na nama't naquiquipag-ulong
dito cay Rolanteng sa puso ay lason.

**Claud.** Cun itó ma'i baual ng bunying monarca
di dapat ipoot ng mahal cong amá,

**Menard.** óo't ang mag-ingat lalong mahalagá
sa daratning sisi bucas macalauá

**Claud.** Hindi sa caualang pitagan ama co
ang maitutugón ngayon sa harap mo,
loob co'i pilitin sa sinta mabuyò
cun bangcay na acong tanghalin ng tauo

**Rolante.** Ang hingi ng iyong ama'i siyang sundin
**Claud.** icao ay masipag mag utos sa aquin,
nguni't sa loob co ay hindi maamin
paglingap sa iyo ang na sa panimdim.

**Rolante.** Baquit di ihain sa haring Polimòn
**Claud.** sa aqui'i malayong ito'i magcagayón,
**Niceo.** oh tapat na pusong labis na lumingón
itong si Claudina sa naquita ngayon.

**Rolante.** May masaclap cayang dusa pang matindi
para nang nasapit ngayon ni Rolante,
ininís sa sinta ang pagcalalaqui
sumunod at hindi munti ma'i tumangui.

Sa tuituina cun mabasa ito
sa pojas ng isip, catoto Niceo,
ipinanginginig ng boong laman co
dito sa nangyari na napagsapit co.

At cun hindi lamang tunay na monarca
ang naturang sacop dapat cumilala,
dili itutulot Niceo, Claudina,
aeuan ang Francia ngayon cun Francia pa

**Niceo.** Aalinsunurin saan man humangan
at ito ay hindi dapat pabayaan,
sasama rin aco...

**Claud.** —amá ay paalam
at baca ang hari aco'i cagalitan.

**Menard.** Susundan co itong tampalasang anac
at baca na naman maisip lumayas,
aco at aco rin ang cahabag-habag
Sale sa sisi ng hari na ipalalangap.

**Polimon.** Naual na naman at di naquiquita
Menard, duque Menard, itong si Claudina,

**Menard.** cagagaling dito daquilang monarca
at siniyasat co sa pag-aasaua.

**Polim.** Anong itinugong nayari sa loob
**Menard.** para rin nang una ang isinasagót,
**Polim.** tacsil ca ngang amang ualang macaayos
caya di mapilit anác sa pagsunód.

Paano na naman ang tipán mo sucab
**Menard.** cayó na po hari ang siyang mag-usap
**Polim.** at sa pangaco mo na sacdal nang tigas
tila ang ibig mo icao'i macacalas.

**Menard.** Cun sa bagay hari ito ay totoo
at ang mag-usap na'i cayo nang anac co,
**Polim.** di cun gayon pala ay uala rin aco
bagay cay Claudina sintang tinutungo.

Nangyari ang bucas ng tipan sa aquin
nitong iyong anac na cami'i casalin,
baquit caya ito ngayo'i babaguhin
cundi sa sulsol mo mag-ingat ca tacsil.

Hirap mo rin ito pag hindi pumayag
pacasal sa aquin ang pusóng mong anac,
at ang catunaya'i matatanto bucas
ang casasapitan ninyong manga sucab.

**Menard.** Itong mangyayari sa aquing hininga,
ay tingnan mo naman, tingnan mo Claudina
pag di ca pumayag sa haing pagsinta
bubuhatan acong sinulsulan quita.

Claudina, Claudina, ang iyong lingapin
ang abang buhay cong cahilahilabil,
ang tanang nangyari't di co nalilining
cun ano't madalas ibuhat sa aquin.

Selva y salen Ostaric, Mereida y Corchetes, todos armados.

**Ostaric.** Ang hocbo'i hindi na hinintay dumating
Mereida cong poon pagca't di maamin,

sa reinong Turquia aco'i magupiling
dahilan cay amang buhay na narating.

**Mereida.** At sino ang hindi malunos sa lumbay
sa gayong nasapit nang daquilang sultan,
cun magunita co ang quinasapitan
niyayaya acong lumusong sa hucay.

**Ostaric.** At alin Mereida puso namang anac
sa lagay na ito ang mapapanatag,
at sinong magulang caya ang papayag,
isang sinisinta sa aqui'i igauad.

Paglagóc na tunay piniguil sa buhay
at sa isang anac inialay lamang,
minahalaga pang aco'i siyang tingnan
at di alintana yaong camatayan.

¡Ay amang ama co! sinong magpapala
nang para nang iyong pagtinĝing daquila,
masira ang mundo't mauli pa yata
uala nang paris mo na macagagaua.

Sa pagnanasa cong quita'i mabayaran
ang asauang sinta'i inialay naman,
di mo rin tinangap ang ibinibigay
at siya ring sanhi nang iquinamatay.

Mabuti pang di co nasabi ang gayon
buhay pa si ama disin hangang nĝayon,
nĝuni't ang hiningang aquing hinahabol
sa manĝa binyagan ay ipadudugtong.

Cun hindi mangyari asahan mo ama
tayo ay diyan din nĝayo'i magquiquita,
ay Mereidang poon...

**Mereida.** — Ostaríc cong sinta
ang hayin cong sagót ang buntong hininĝa.

Aco nĝa ang hindi ibig na malinĝat
sa mata nang iyong amang napahamac,
at sa puso niya ay isinalalac
yaring aquing anyong inaaring perlas.

Pagtiñgin sa iyo'i lalong minalaqui
caya aco nama'i hindi na tumanguing
maguing esposo ca sintang quinacasi
na hangang abutin nang arao na hulí.

Ang mirrang masaclap pina-oohan din
ang bagay na hindi sucat cong lasapin,
pag ilag cong huag bagang mañgulimlim
ang pagmamahalang daig ang salamin.

Cun dahil sa aquin ay magcacalamat
ang cristal ng inyong pagsasamang tapat,
uica co'i aco na ang siyang mautas
nang lumagui itong tiñginang masaráp.

Sa puso mo'i cahit aninaguin co man
ang linis at quináng nang pag-iibigan,
ang naquiquita co't tantong namamasdan
letra ring malinis nang iyong pagtanao.

Caya't sa gaua mo na pagpapasunod
sa aqui't pagtiñgin sa ama mong irog,
yaring buhay co man ang siyang ihandog
di maitutumbás sa tapat mong loob.

Halica na sintang marunong tumiñgin
lunas na mabisa sa madlang hilahil,
cun uala cang damdam cay amang narating
tatlo mang búhay co'i lagót na marahil.

*En esta salen Molasém. Caríp, Loked y soldados como de guerra.*

**Molasém.** Handa na pong lahat...
**Ostaric.** —Molasém na bantog
loob co sa iyo'i lubháng nalulugód,
sa dunong mo ñgayon na umalinsunod
sa isang naturang punong nag-uutos.

Itong lacad natin tuloy na sa Francia
at tayo'i huag nang magpa-embajada,

caya ang bilin co sa paquiquibaca
dagdagan ang inyong catapanga't siglá.

At huag din namang hihinto ang lahat
sa paquiquibaca at paquiquilamas,
ito'i di caila't inyong natatatap
buhay nang ama co singilin ang dapat.

Sa caayauan cong magunitang tunay
labis na pag-ampòn at pagpapalayao
nğ mahal cong amáng sultang si Lentimar,
caya yaring búhay siyang iraramay.

**Mereida.** Dapat na masactan ang anac sa ama
at uala na itong sucat macapara,
ang isa sa mundong maguing pangalaua
di na mangyayaring magcapangatlo pa.

**Molasém.** Dati cong quilalang magmahal sa anac
ang daquilang sultan naming napahamac,
cun acong aco na'i hindi napanatag
gaano pa itong bunsong linıliyag.

Mauiuica ngayong hanapin na tuloy
itong camatayan sa pagcacagayon
at magsilbing lunas sa ating lingatong
ang aliuang buhay nang binyagang pusóng

**Carip.** Isa pa sa una'i dapat na singilin
inutang nang Franciang paghamac sa atin
ibangong magpilit anomang marating
sa panahon ngayon dangal na iniring.

**Loked.** Ang lahat nang bagay ngayo'i malulubós
ang pagpapasaquit sa lilong cahamoc,
at panahon nangang sucat na mahulog
ang canilang búhay sa tangan cong poot.

**Corchet.** Susunod na acong aayon sa lahat
na nangagbabala sa binyayang sucab,
sa aquing espadang malutong na broas
pagtagá sa sabao malulusao agad.

**Ostaric.** Ngayon ay sapagca't talastas na nila
ang talagang tungo nitong ating guerra,

sinomang may tacot ngayon at pangamba
magsabi na rito at huag sumama.

At hindi co hangad ang maraming bilang
nang macacasama sa paquiquilaban,
sucat na ang isang catimbang ng siyam
at huag ang libong ualang cabuluhan.

Ngayon din lalacad tayo at papasoc
sa lupa ng Francia't tayo'i mananalot.

**Mereida.** magpasiya cayong lahat at sumagót

**Todos.** sumusunod caming pauang ualang tacot.

## Sala de los cristianos.

Cuatro sillas, dos á la par de la escena y los otros dos al lado del rey Salen Polimon con espada y puñal; Menard, Claudina y Leates con espada menos Claudina.

**Polimon.** Arao na talagang ito ang hinirang
ng mahal mong anac buuying duque Menard
na itinadhana ang caniyang dangal
reinang quiquilanlin nitong Franciang bayan.

Ualang di susunod nama't quiquilala
sa lahat cong sacop caya nga Claudina,
tangapin na ngayon ang haing pagsinta
nitong si Polimòng maguing esposa ca.

**Claud.** Nagcacamali ca marangal na hari
sa lubhang mapait na pagtataguri,
anò ibinigay ang gayong pagbati
sa di mo caayos at di mo cauri.

**Menard.** Maglualhati ca bunsóng iniirog
gamitin sa dibdib ang gauang pagsunod,
at ang iyong camáy ngayon ay iabot
sa haring Polimó't sa trono'i lumocloc.

**Leates.** Ang panalangin co'i huag na tangapin
sinta ng monarca't acó ang guiliuin,
cun si Claudina nga'i maguing reina namin
búhay co'i handa na at laan sa libing.

**Polimon.** Na cun tangapin mo Claudina cong hayag
ang aquing pag-ibig na iguinagauad,
cun quitang dalaua'i magcaisang palad
ay reina cang tunay dito'i matatanyag.

Matamis pa baga sa loob mo caya
na aco'i mahiya sa consejong madlá,
at saca tanauing sa sinta'i maaba
bago'i isang haring lubhang daraquila.

Caya pinopoong ligaya ng̃ dibdib
salaming malinao ng̃ aquing pag-ibig,
halina't ang iyong camay ay icauit
dini cay Polimón...

**Claud.** —namamaling isip.

**Polimon.** ¿Namamali poón ang quita'i guiliuin
hindi ng̃a Claudina't tapat cang sambahin
nang lahat cong sacop ..

**Claud.** — di bagay sa aquin.
ang iyong adhica...

**Polim.** —poon co ay baquin.

Cun culang sacali sa uica mong dang̃al
di mo naman ito maguing casiraan,
sucat na sa gandàng iyóng tinatagláy
mabibilí cahit pitóng caharian.

Ang igalang quita ng̃ayo't pintuhuin
hindi mo rin sucat ibaual sa aquin,
baquit caya't di co siyang pipiliin
ang naquiquilalang mabuti't magaling.

Cun sa caramihang babai sa lupa
ang aquing mapíli ay isang masamá,
icao na marahil siyang mag-uiuica
acó sa pagsinta ay napang̃anyaya.

Baquit caya ng̃áyong icao ang hinirang
ng̃ aquing pag-ibig ay pag-cacaitan,
caya madali nang iabot ang camáy
at aco'i tauaguing esposo mong tunay.

**Claud.** Cun sa bagay hari ang iyo pong sabi
ang dapat mamili lamang ang lalaqui,
di lalong marapat sa aming babai
humirang sa mundo ng̃ maguiguing casi.

Sapagca't cun cami'i mapilitan yata
sa isang pag-ibig na di quinucusa,
para nang cay amang bilang na adhica
madalas mangyari ang mapang̃anyaya.

Cun masirang minsan ang íng̃at na puri
sa lilong asaua na di quinacasi,
maimamatuid namin ng̃ang babai
sa pilitang sinta'i ito ang mabuti.

Cun ang isang bucal na mg̃a pag-irog
ay natatang̃ay din ng̃ matuling agos,
nang capahamaca't puri'i nalulubóg
di lalo ang isang pilit sa pag-sunod.

**Polimon.** Diyata't ang sagót ay pamamangcaan
**Claud.** óo, dapat hari't icao po'i magnilay,
baquit cay Rolante sinta'i ibinaual
batid mo nang siyang aquing casintahan.

Tunay po't hindi co dapat maialis
umirog sa aquin ang balang may nais,
ng̃uni't sinsay naman sa tanang matuid
na pilitin aco sa hindi co ibig.

**Polim.** Labis ang pagdusta sa iui cong dang̃al
**Claud.** hindi gayon hari maling agam-agam,
utos palibhasa nitong catuiran
at baual ng̃ lang̃it pagdi-isinigao.

Sinabi co lamang ng̃ayon ang nangyari
nang ibinaual pong sinta cay Rolante,
sapagca't icao rin ang siyang nagsabi
di sucat putulin ang isang pagcasi.

**Polim.** Hindi ng̃a at sino ang macasasacop
na aquing taglain ng̃ayon ang pag-irog,
**Claud.** ang hari na lamang pala ang masunód
pagsinta nang ibá'i putlin na sa loob.

**Menard.** Tila susunod na ang anac cong guiliu
**Leates.** matigás na sagót diua'i babaguhin,
capag-nagcagayon ¡oh babaing tacsil!
aco sa búhay mo ang siyang quiquitil.

**Polim.** Cun gayo'i halina't camáy mo'i icauit
sa uháo cong puso sa aua mo't bihis,
at hinihintay cang ñgayon ay mapanhic
sa talagang trono nang aquing pag-ibig.

Abot na casi co...
**Claud.** —huag lapastañgan
**Polim.** ¿sa bagay hindi mo hañgad na pacamtan
sa aquin ang iyong mahalagáng camáy?
**Claud.** ito sa loob co'i malayo pang tunay.

**Polim.** (Pipilitin mandin yaring pagñgiñgitñgit
tañgaing paminsan ñg pacpac ñg galit,
at ilipad ñgayon nang hinibic-hibic
ang aquing pagsinta i maraan sa galit.)

¿Diyata poón co?. .
**Claud.** —malayo pang lubhá
ang pag-aasaua dini sa gunita,
**Polim.** ang galit sa puso'i umaapao nañga
duquesa sa sagót icao ang bahala.

**Menard.** Claudina'i halica't sumunod ca ñgayon
**Claud.** cun ipacacasal aco cay Polimón,
ihanda na amá ang aquing cabaong
at patain na pò..
**Polim.** —tampalasa't pusóng,

¿Diyata't hindi ca aaming gumiliu
**Claud.** aamin cun aco'i lusao na sa libing,
**Polim.** oh ualang pitagang babaing magturing
ang catigasan mo ñgayo'i susubuquin.

Tingnan co cun sinong ñgayo'i masusunod
sa iyong pagtangui at sa aquing poot,
mili sa dalaua ang icao i mabalot
nitong camatayan ó caya umirog.

Anó at hindi ca sumagót na biglá
babaing malupit..

**Claud.** — sa uicang gahasa
hindi nanĝinĝilag buhay ma'i mauala,

**Polim.** ihahampas quita sa tuntunĝang lupa.

**Claud.** (Camatayan din nĝa ang hanĝad co nĝayon)

**Menard.** loob mo'i paglubág daquilang Polimón,
at susunod siya sa pita mo't layon

**Polim.** pag-hindi nangyari ulo mo'i naputol.

**Claud.** Tunghí mĝa lanĝit ang ganitong bantá
aling catuiran ang may utos caya,
cundanĝa't cay ama aco'i naaaua
itong si Polimo'i cusa cong sinadya.

**Menard.** Cun icao na anac di macatitinĝin
ang iba'i lalo na't sucat mong halatin,
sa galit nang hari ay casipingsiping
nitong catauan co ang payapang libing.

**Claud.** Ang panĝanĝanib po amang iniirog
dili carampatang itira sa loob,
isang ualang sala'i hindi napapasoc
nitóng cahatulan at lihis sa utos.

**Menard.** Sa bagay hindi ca susunod sa hiling

**Claud.** ¡ay ama cong poon! aco'i patauarin,
baquit si Rolanteng aquing guiniguiliu
ay may hinanaquit sa nangyaring dahil.

**Menard.** Uutasin quita anac na sucaban

**Polim.** hinapang ang loob bunying duque Menard

**Claud.** di lamang anhin co'i mabalitang bangcay
aco cay Rolanteng casi co at buhay.

**Polím.** Ang iyong sinadyang puso sa pag ayop
magpanĝayo'i di pa caya napapasoc,
nang aquing pamanhic at manĝa pagluhog
bucod sa ama mo na may dalang poot.

Nang di mo na datnin itong camatayan
at matinding bala nang ama mong hirang,

maglualhati ca langit niyaring buhay
iabot sa aquin ang garing mong camay.

**Claud.** Hindi mangyayari't cun sa pagcautas
ang hihingin mo po nanayag ang palad,
at di nangingimi't ang buhay cong hanap
isang camatayang tanghalin nang lahat.

En esta salen Rolante y Niceo, ambos armados.

**Rolante.** Tauad ang hingi co daquilang monarca.
**Polim.** ¿ano ang dahila't dito'i nagbalic ca?
**Claud.** Rolante cong casi ..
**Menard.** —lilo't palamara
**Niceo.** duque'i isalong mo ang tangang espada.

**Rolante.** Tiquis lamang acong naghihinanaquit
dito cay Claudinang ligaya co't langit,
sa hari't magulang di ipinanganib
ang uicang malutong na Rolanteng ibig.

Mag-utos ca poon...
**Claud.** =anomang caratnan
nang buhay co t dito'i utasin mang tunay,
ng poon cong ama't ng haring marangal
sucat sa harap mo buhay co'i maparam.

**Polim.** Pinasasaquit pa'uari itong loob
tacsil na Rolante baquit mo linimot,
mahigpit cong biling huag nang umirog
dito cay Claudina...
**Rolante.** – di co masusunod.

Hingin mo ang buhay hingin na ang lahat
cunin ang balang na't aquing ipapayag,
huag lamang itong tunay cong pagliyag
ang putulin ngayon...
**Polim.** =tampalasa't sucab

Catapusan ito nang iyong hininga

Da puñalada á Rolante y Claudina recibe el golpe.

**Claud.** huling pag ibig co ngayo'i dinating na
baca naman ngayon Rolante cong sinta
ang pagmamahal co'i di pa naquiquita.

Masarap sa aquin itong napagsapit
huag lang ang iyong buhay ang mapatid,
pahimacas co nang camay mo'i icauit
pataúad ang sala tumutungong langit.

Cae en una de las sillas de la escena.

**Polimon.** Nangatal ang púso ..
**Rolante.** —ay Claudinang buhay!
**Menard.** sasabog ang dibdib. .
**Niceo.** —cay capahamacan
**Leates.** nang nangyaring ito ..
**Rolante.** —Francia ¡ay! Francia ¡ay!
baquit cami'i di pa magcaramay ramay.

Ruidos de armas adentro y salen Ostaric Mereida y Molasem, Carip, Loked, Corchetes y soldados como de guerra.

**Ostaric.** Iuasac ang baya't pucsain ang lahat
**Los moros.** tapos na ang Francia't lulubóg sa hirap,
**Polimon.** manga malulupit laquing panunucab
ang guinaua ninyong pagpasoc sa ciudad.

Lusob manga caual ..
**Los Crist.** —hindí na titiguil
cami sa guinaua nitong manga tacsil
**Ostaric.** ito'i dili co na naman iisipin
cun may dalang tacot aco sa panimdim.

Pelean todos hasta adentro y queda Rolante.

**Rolante.** ¡Oh napanganyayang dilag ni Claudina
at pinaghiluman nang sangmundong dusa,
ang camatayan mong gaua ng monarca
hindi iyo't aquin, ¿baquit mo quinuha?

Icao ang tumangap ng iuang mabilís
puñal ay sinahod ng mahal mong dibdib,
ngayong mapagdan cang buhay poong ibig
sinoman ay ualang macapagmasaquit.

¿Ano baquit uala? ang haring Polimón
¿si Polimo'i ano? ito ang pumutol,
saca ni ang ama'i di macapa dugtong
¡ay abang aba mo! Claudina cong poon.

Ang hinanaquit co nang nabubuhay ca
marilag na perla't mutyang mahalaga,
ngayon napag uari't tantong naquilala
ang tunay at uagas na iyong pagsinta.

Pataudad irog co sa pagcacamali,
di mo nariringig yata yaring bali,
ang itinangol mong parang bahag-hari
sa ulap ng saqu t tauauin mong muli.

Saan patutungo't cangino hihingin
ang sinag nang iyong paglingap sa aquin
¡di ca na humuma Claudina cong guilio!
at aco'i hindi mo ngayon ay tugunin.

¿Patay ca na baga? óo nga at patay
¡oh! haring Polimón di na nahinayang
dito sa marilag lumubog na Arao
sa calachang Francia'i cahaliling ilao.

Narito ang pusong iyong hinihingi
narito at cuha, ¡aba't namamali!
danga't ang gumayón ay tunay cong hari
at cundi ang Francia'i balot sa pighati.

Tingni at patay ay pagmamahal din
ang naquiquita co ¡ah! Rolanteng tacsíl,
binabanguit mo pa bágo ay nangaling
sa sucab mong pú o cun cayá naratíng.

*Salen peleando Molasém, Caríp contra Niceo.*

**Niceo.** Dito sa pagloob na inyóng guinaua
sa bayang nang Francia mg̃a macuhilà,
ang lahat nang saquit ng̃ayon ay dadagsá
at ang mg̃a buhay ninyo'i mapupucsá.

**Molasém.** Ibang arao itó mg̃a sinung̃aling
**Caríp.** itó ang tadhanang oras nang pagquitil,
sa hining̃a ninyo...

**Rolante.** —ang catotong guiliu,
aabuluyan co sa cabácang tacsil.

Lang̃it ano caya para rin ng̃ una
ang mapagsasapit yata nitong guerra,
nadala, na acong iuang si Claudina
ng̃uni t si Niceo ay napag-iisa.

Huling oras ninyo mg̃a morong sucab
**Molasém.** hanga nang cang̃ina quita'i hinahanap
at ang tagumpay mo ang pagcapahamac
dahil cay Claudina cucunin cong lahat.

**Rolante.** Nasaláng na'naman ang súgat ng̃ puso
catoto Niceo, Polimo'i magcúro
¡ay Cludinang sintá!

**Niceo.** —ang iyóng siphayo
sa tacsíl na moro'i sising̃iling buó.

---

Pelean todos hasta adentro y salen peleados Menard y Leates contra Mereida, Loked y soldados moros.

**Mereida.** Mg̃a guerreros co'i pucsain ang frances
**Menard.** daquilang sultana ang mahal mong diquit,
cahinahinayang cun dito'i maamis
at pagdudungauin niyong tanang houris.

**Loked.** Itong buhay ninyo ang alalahanin
**Leates.** pagcalipol nila'i talastas na namin,
**Mereida.** sa tang̃ang espada'i matatanto natin
ang maguiguing dulo ninyo't mararating.

Pelean y muere Mereida en la otra silla de la escena y paren.

**Mereida.** Paalam Mercurio ang aba cong palad
**Loked.** ang aming sultana ng̃ayo'i napahamac,
anó cayang muc-hang aquing ihaharap
sa sultáng Ostaric,
**Menard.** —ang cayo'i tumacas.

Dating mapagtangol cayo sa pagtacbó
**Loked.** sucat ang salitá tampalasa't lilo,
**Leates.** lubhang mahihiin cayong mg̃a moro
capagnababanguit itong gaua ninyo.

**Loked.** Atin ng̃ patain casama cong paua
silang mg̃a lilong masasamang dila,
**Menard.** alam namin cayong matapang sa bantá
**Leates.** at pagtacbó naman ang matuling gaua.

Pelean hasta adentro y salen Ostaric.

**Ostaric.** Sa calac hang hocbó'i saan man ilingap
ang dalauang mata'i di co namamalas,
si Mereidang poon, langit na mataas
bangcay na narito, ¡ay esposang liyag!

Sinong ualang habag at puring guerrero
ang nagpanganyayang nútol sa buhay mo,
mg̃a lilong frances ¡ay amang ama co!
pagtíng̃in sa iyo'i naguing sanhí nito.

Narito na amá't aquing ninanamamnam
ang sarap nang iyong mg̃a pagmamahal,
na higuit sa tamis ng̃ pulotpuquiotan
at hang̃ad mong tayo'i magcadamay-damay

¡Ay Mereida'i baquit! ¿di ugali mo na?
paghihimutoc co nang dahil cay amá,
caramay cang bucód naluha ang matá
¿anó caya ng̃ayo't di ca humuhuma?

Icao pa ang lalong nag-ulol ng̃ antac
sa una cong dusang cay ama'i nagbuhat,
Lentimar, Mereida, ay dustà cong palad
pinapang̃ulila sa pagcapahamac.

Cun cayó ay patay at buháy man acó
para ring naualay sa mata ng̃ mundo,
cun gayondin lamang magsama na tayo
at ang camatayan ay hahanapin co.

En esta salen Molasem, Carip, Loked y los soldados

**Ostaric.** Camatayan yata ang dumarating na
**Los Tres.** daraquilang sultán...
**Ostaric.** —abat cayo pala

narito ang bangcay ng̃ inyong sultana
**Los Tres.** at sinong pumatay?..
**Ostaric.** —ang mg̃a cabaca.

Catimbang na caya ng̃ esposang ibig
ang lahat ng̃ búhay nilang mg̃a frances,
¿at anó sa inyong mg̃a pagcamasid
dito si Mereida'i may macacaparis?

**Molasem.** Liban cay Claudina'i siyang masasabi
**Ostaric.** di ang iyong bihag na pinalit dini,
**Molasem.** óo't bangcay naman ng̃ayong naririni
catulad nang iyong sintang quinacasi.

**Ostaric.** At sino sa inyo ang nanampalasan
**Los Tres.** ualang nang̃ang̃ahas cun sa inyong caual,
**Ostaric.** sa puring guerrero'i ipinagbabaual
matol sa babai caya pag-ing̃atan.

Acó ang quiquitil sa inyóng hininga
capag-inugali ang asal ng̃ ibá,
para ng̃ guinaua sa aquing Mereida
¡ay casi co't irog!..
**Los Tres.** gunauin ang Francia.

Salen presipitados Polimon, Menard Leates y los soldados como de guerra.

**Polimon.** Guipiting madali ang hocbong caauay
**Ostaric.** bucód na tanong co Polimong marang̃al,
¿sino sa lahat mong ualang apdong caual
natay sa sultana?..
**Menard.** — quilanli't si Menard.

**Ostaric.** ¿Icao ang nang̃ahas?...
**Menard.** — tunay oo't aco
**Ostaric.** oras mo nang hanga sa balat ng̃ mundo.

at di ipapayag sa tacsil mong ulo
tagpasin ng̃ iba cundi ng̃ camay co.

Pelean y rinden los cristianos.

**Los Crista.** Patauarin cami daraquilang sultán
**Ostaric.** samsamin ang armas mg̃a piling caual
at ang lilong duque'i cahit sumuco man
tauad na bigay co i quitlan din ng̃ buhay.

Nang di mamihasa sinomang lalaqui
ng̃ paquiquibaca sa isang babai,
na nacadudusta sa puring bayani
dugò'i ipainom Loked sa alfange.

**Loked.** Halica, madali't ualang tutoltutol
at ito ay huling oras mo na pusong,
**Menard.** aco'i sumusunod cun gayon ang hatol
**Ostaric.** ¡ay guiniguiliu co! ¡ay casi cong poon!

Narito na ama't dumating ng̃ lahat
dumating na óo ang iyong paglingap,
masdan si Mereidang na sa isang palad
at sinarili co ang hanga ng̃ hirap.

Ang hinagpis lamang na galing cay ama
di co na masahó at hindi macaya,
hinabulan pa ng̃a nitong si Mereida
ang dalitàng ito' ¡aba co Mahoma!

Mauli pa caya ang canilang buhay
cun aquing lipulin lahat nang binyagan,
hindi na banta co ang gamot na lamang
ang camatayan co'i paghanapin naman.

Salen apresurados Rolante y Niceo armados.

**Niceo.** Narito ang sultá't ang calac hang hocbó
**Rolante.** aquing lulusubin catoto Niceo,

¡abà at si Menard puputlan ng̃ ulo!
at naritong bihag hari't consejero.

Masdan mo Polimon ang casaquitsaquit
hampas na parusang caloob ng̃ lang̃it,
dili sa gaua mong di na pinag-isip
nagcadamaydamay bayan mo at cábig.

Tingnan mo ang dilag na cagalang galang
nitong si Claudinang quinitlan ng̃ buhay,
tingnan mo ang iyong tampalasang camay
buhay ay maraming nagcadamaydamay.

Menard baquit ng̃ayon hindi mo mahing̃i
puso ni Claudina't isubo sa mali,
di sa pagpilit mo sa di nagagaui
buhay mo'i capalit ng̃ayong mapapaui.

Icao naman sultán ay baquit nang̃ahas
lumusob sa bayang ualang halaphalap,

**Ostaric.** catuturan uari nang pagsisiyasat
ibig mong lumaban at di pa pabihag.

**Rolante.** ¿Acò ay pabihag? tingni ang alfange
cun cayo'i lipol na siyang magsasabi,

**Niceo.** ang isip mo yata'i sa campo nang sierpe
muling magagaua ang macapanghuli.

**Ostaric.** ¿At hindi sumunod cayo cay Polimon?

**Rolante.** catungculan namin itong pagtatangol,

**Ostaric.** cun gayón sáma cong mang̃a piling león
muling sibasibin...

**Los Moros.** —ang dalauang pusóng.

Pelean y mueren los soldados moros y paren.

**Rolante.** Pucsá na ang moro...

**Niceo.** —óo't nalaguinlin

**Ostaric.** mang̃a piling sama huag maninimdim

**Los moros.** buhay po sa guerra cun ang loob namin
**Rolante.** ¡ay Claudinang irog!...
**Ostaric.** =¡ay! Mereidang guiliu.

Itong pagcauala naug buhay mo ibig
pilit babayaran nilang manḡa francés,
**Rolante.** bo't handa naman itong aming caliz
sa pagsinḡil ninyo'i tagpasin ang liig.

**Molasém.** Ano't nababata daraquilang sultan
paghahamon nḡayon nḡ manḡa binyagan,
**Niceo.** lalong naiinip itong aming camay
sa di pagsasauang cumitil nang buhay.

**Rolante.** Tingnan mo Polimón, Menard pag-isipin
ang hampás nḡ lanḡit na inyong dinating
ito'i cay Claudinang lahat ay nangaling
dahil sa acala ninyong pauang linsil.

Iniibig có nang lisanin ang reino
danḡa't ilalaqui nang loob nang moro,
**Polim.** huag mong gayonin acong monarca mo
magbata't magtiis nang hirap na ito.

Gayondin ang duqueng puputlan nḡ liig
**Ostaríc.** baquit hindi mo pa pinapatay Loked,
**Loked.** sa paquiquihamoc ninyo ay gumibíc
uutasin co na...
**Niceo.** =icao ang maamis.

**Loked.** Pusóng...
**Niceo.** =tampalasan...
**Rolante.** =mabuti Niceo
**Ostaríc.** itong catacsilang gaua sa harap co
at pagpatay naman sa aquing consejo
ang capalít nḡayon lahat ninyong ulo.

Pelean todos y paren.

**Ostaric.** Tacsil na binyagan, casi cong Mereida
**Rolante.** cayo ang balau's poon co Claudina,
**Ostaric.** ang naualang buhay nang aquing esposa
idugtong mo ngayon...
**Rolante.** —tangap ang espada.

Baquit baga poon di ca na nagsulit
at nababatá mo aco sa paghibic,
**Ostaric.** diyata Mereida't itong si Ostaric
sa harap na ito'i iyong matitiis.

Tacsil na binyagan cayo'i siyang dahil
nitong pagcamatay nang esposang guiliu,
sa inyo rin naman ngayon sisingilin
**Rolante.** manga hásang tabac ang pamayad namin.

**Ostaric.** ¿Diyata at gayon?...
**Rolante.** óo't manalic ca,
**Ostaric.** Mereida ay hintay .
**Rolante.** —at icao Claudina
**Ostaric.** abatá sa campo ..
**Rolante.** —ay natatalaga
**Ostaric.** pusóng na binyagan...
**Rolante.** —morong palamara.

**Ostaric.** Bangon na Mereida't ualang aalayan
nang tatamuhin cong victoria at dangal,
**Rolante.** Claudina'i huag cang magtampó sa buhay
at tangapin itong hain cong tagumpay.

**Ostaric.** ¿Tagumpay na anó?...
**Rolante.** —itong tatamuhin

**Ost.** balang sinabi mo'i may acay na hangin
**Rolante.** tatangay sa inyo hangan papauirin
at maquiquita mo...
**Ost.** —tapat caya guiliu.

¿Tunay nga bagang patay ca Mereida?
**Rol.** ¿baquit naman di ca mangusap Claudina?
**Niceo.** atin nang duluhan itong pagbabaca
**Molasem.** óo't nang matapos ang inyong hininga.

Pelean y ríndeu los moros.

**Ost.** Ualang magagaua cami sa dahas mo
**Los Moros.** at sumusuco nang bihag ninyo't talo,
**Rol.** ligtas na Polimon itong Franciang reino
at sampo ni Menard ama nang guiliu co.

Pagtindig na sulta't sampong iyong sacop
bucod ang dusa co pinasan sa loob,
**Ost.** aco ay gayondin balang isang quilos
isang pagdaragdag ¡ay Mereidang irog!

**Rol.** Tapos na ang lahat...
**Ost.** =tapos ang Turquia.
**Rol.** cay Polimo'i tuá...
**Ost.** =at sa aqui'i dusa
**Rol.** naguing sanhí nito...
**Ostaric.** =bilang na may dalá
**Rol.** si Claudinang poón ..
**Ostaric.** —saca si Mereida.

**Rol.** Saán co na naman hahanapin caya
**Ostaric.** ang búhay mo poóng nahimbing sa uala,

Rol. nang una'i nabihag sa turquiang lupa
Ostaric. caming nacabihag ay nabihag din nĝa.

Rol. Nagcaisa tayo sa dálita sultan
Ostaric. óo't nagcauanĝis sa pighating pasán,
Rol. si Claudinang irog ang tinatanĝisan
Ostaric. ang sanhi nang hapis cay Mereida naman

Rol. Polimón, Polimón, di mo na inisip
Ostaric. Lentimar, Lentimar, ang abang nasapit
Rol. di na natasahan ang uicang may galit
Ostaric. ang quinahinatna'i dusang ualang patid.

Rol. Anopang gagauin...
Ostaric. —óo anopa nĝa
Rol. tayo'i manirá nang dalaua sa luha,
Ostaric. yayang ang hirap co'i cay ama nagmula
Rol. at sa aquin naman sa haring daquila.

Ostaric. Inalis sa puso pag-irog ni ama
Rol. at sa aquin nama'i hari ang gumagá,
Ostaric. tayo'i magcaparis palad nagcaisa
Rol. nag-isa ring palad Mereida't Claudina.

Caya cun lason man ang aquing catauan
sa piling mata mo Polimóng maranĝal,
ini-aalay cong muli ang tagumpay
na tinamò nĝayon sa mĝa caauay.

Niceo. Sampo ni Ñiceo cun maguiguing dapat
Polimon. salamat sa inyo't ang hinĝi co'i tauad,
bayaning Rolante halica't yumacap
dito sa hari mo...
Rol. =acó'i tumutupad
Niceo. magdiuang ang lahat...
Los Crista. —viva itong Francia

**Ostaric.** magsisusnod naman tayong taga Turquia,
**Los moros.** viva si Rolante nĝayon nagvictoria
**Los crist.** viva si Polimon vivang ualang hangan.

**Polimon.** Madláng consejeros sa estrado't sala
buhatin anĝ bangcay duquesa't sultana,
at pagcalibing cayong taga Turquia
saca pabinyagán...

**Todos.** —ito ang maganda.



# Mĝa mahalagang aklát

| | |
|---|---|
| Diccionario Inglés-Españól-Tagalog, ni Sofronio G. Calderón. | |
| Papel satinado | ₱ 6.50 |
| ,, periódico | ,, 4.50 |
| Diccionario Inglés-Tagalo ni H. López | ,, 0.50 |
| Diccionario Manual de términos comunes Español—Tagalo ni Rosalio Serrano | ,, 1.50 |
| Vocabulario Tagalo—Castellano ni D. E. Fernández | ,, 0.40 |
| Vocabulario Pilipino—Inglés ni Eusebio T. Dáluz | ,, 0.80 |
| Vocabulario Tagalo—Castellano—Inglés con partes de Gramática y frases usuales ni D. E. Fernández at S. G. Calderón | ,, 0.50 |
| Ang mahusay na paraan ng̃ paggamot sa mg̃a maysaquit ayon sa aral ni Tissot | ,, 3.00 |
| Medicinas Caseras en tagalo ni Fr. Fernando de Sta. Maria | ,, 1.50 |
| Aklát ng̃ Paglulutò ni R. Ignacio | ,, 1.50 |
| Tanung̃an ng̃ Bayan ni Arcadio C. Gingco | ,, 1.00 |
| Gramátikang Kastilà at Tagalog, tomo I, ni Rosendo Ignacio | ,, 1.20 |

Ang mg̃a aklát na ito ay ipinagbibili sa mg̃a Librería ni J. Martinez, Plaza Moraga blg. 34-36, Plaza Calderón blg. 108 at Real (Intramuros) blg. 153-155, Maynilà.